# Batayan ng Muslim
## Sa Paniniwala at Pagsamba



**Unang Baytang**

**Dr. Yahya Salman AlBaheth**

ح Yahya Salman Salim Albaheth ، 1442هـ

فهرسة مكتبة الملك فهد الوطنية أثناء النشر

Yahya Salman Salim ، Albaheth
Batayan ng Mga Muslim (Muslim Basics in Belief and Worship). / Yahya Salman Salim Albaheth .- جدة ، ١٤٤٢هـ

١٧٧ ص ؛ ..سم

ردمك: ٦-٧٤٥٢-٠٣-٦٠٣-٩٧٨

١- Islam 2- Worship أ.العنوان

ديوي ٢١٠ ١٤٤٢/٦٥٤٤

رقم الإيداع: ١٤٤٢/٦٥٤٤
ردمك: ٦-٧٤٥٢-٠٣-٦٠٣-٩٧٨

Pangalawang Edisyon

AH 1444



asasiyyat@gmail.com

0541708014




Asasiyyat

Inihanda ni:

## Dr. Yahya Salman AlBaheth

Pagsusuri ng paksang kaalaman nila:

Ang Kagalang-galang na
**Prof. Dr. Sheikh Ghazi Saeed Al-Matrafi**
Propesor ng Fiqh sa Kolehiyo ng Sharia Umm Al-Qura University sa Makkah

Ang Kagalang-galang na
**Sheikh Dr. Ahmed Abdulaziz Al-Hamdan**
Dating Direktor ng Opisina ng Da'wah at Patnubay sa Jeddah

| | |
|---|---|
| Tagapamahala ng proyekto | Ali bin Ahmed Al-Ajlani |
| Katulong sa Pananaliksik | Muhammad Mahdi Al-Subhi |
| Katulong sa Pananaliksik | Ismail David |
| Nagsalin sa Tagalog | Alim Amil |
| Tagasuri | Abdullah Lorenzo |
| Tagasuri | Yusuf Reyes |
| Tagasuri | Ahmad Peradilla |
| Dinisenyo at pinamamahalaan ng | Smart Corners Corporation |



Asasiyyat@gmail.com
+966-541708014
+966-501570911

## Mula sa Qur'an

﴿ لَيْسَ الْبِرَّ أَنْ تُوَلُّوا وُجُوهَكُمْ قِبَلَ الْمَشْرِقِ وَالْمَغْرِبِ وَلَكِنَّ الْبِرَّ مَنْ آمَنَ بِاللَّهِ وَالْيَوْمِ الْآخِرِ وَالْمَلَائِكَةِ وَالْكِتَابِ وَالنَّبِيِّينَ وَآتَى الْمَالَ عَلَى حُبِّهِ ذَوِي الْقُرْبَى وَالْيَتَامَى وَالْمَسَاكِينَ وَابْنَ السَّبِيلِ وَالسَّائِلِينَ وَفِي الرِّقَابِ وَأَقَامَ الصَّلَاةَ وَآتَى الزَّكَاةَ وَالْمُوفُونَ بِعَهْدِهِمْ إِذَا عَاهَدُوا وَالصَّابِرِينَ فِي الْبَأْسَاءِ وَالضَّرَّاءِ وَحِينَ الْبَأْسِ أُولَئِكَ الَّذِينَ صَدَقُوا وَأُولَئِكَ هُمُ الْمُتَّقُونَ ﴾

*Hindi kabutihan sa paningin ng Allâh ang ilingon ang inyong mga mukha sa silangan o sa kanluran sa tuwing magsa-Salâh. Subali't ang tunay na kabutihan ay ang gawain ng sinumang naniwala sa Allâh – na Siya lamang ang nararapat na sinasamba, bukod-tangi at walang katambal; at naniwala sa Araw ng Muling Pagkabuhay at Araw ng Paghuhukom, at naniwala sa lahat ng mga anghel, at sa lahat ng mga ipinahayag na mga Aklat, at sa lahat ng mga Propeta at Sugo nang walang pagtatangi, at nagbibigay ng kawanggawa kahit na ito ay labis pa niyang minamahal – sa mga kamag-anak at sa mga ulilang nangangailangan, at sa mga mahihirap na naghihikahos, at sa mga manlalakbay na nangangailangan ng panggastos dahil sa nalayo sila sa kanilang pamilya at kayamanan, at sa mga namamalimos dahil sa tindi ng pangangailangan, at paggasta sa pagpapalaya ng alipin at mga bihag; at taimtim na nagsasagawa ng Salâh, at nagbibigay ng obligadong kawanggawa (Zakâh), at yaong mga tumutupad sa kanilang pangako, at nagtitiis dahil sa kahirapan, karamdaman at gayundin sa mga matitinding labanan (sa Landas ng Allâh). Ang mga mayroong ganitong katangian o pag-uugali, sila ang matatapat sa kanilang paniniwala at sila ang natatakot sa kaparusahan ng Allâh, na kung kaya, iniiwasan nila ang mga pagkakasala.* [1]



(1) Surah Al-Baqarah 2:177

## Mula sa Sunnah ng Propeta

*Isinalaysay ni 'Umar bin Al-Khattab ﵁: Isang araw habang nakaupo kami kasama ang Sugo ng Allah ﷺ ay lumitaw sa harap namin ang isang tao na ang mga damit ay lubos na maputi at ang buhok ay labis na itim; walang mga tanda ng paglalakbay na makikita sa kanya at wala sa amin ang nakakakilala sa kanya. Lumakad siya at umupo sa tabi ng propeta ﷺ. Itinabi niya ang kanyang tuhod sa tabi ng tuhod ng propeta ﷺ, at inilagay ang palad ng kanyang mga kamay sa mga hita ng propeta ﷺ, at sinabi niya: "O Muhammad, sabihin mo sa akin ang tungkol sa Islam."*

*Ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagsabi: "Ang Islam ay magpapatotoo na walang diyos maliban sa Allah lamang at si Muhammad ay ang sugo ng Allah, isagawa ang Salah, bayaran ang Zakah, mag-ayuno sa buwan ng Ramadhan, at isagawa ang Hajj sa Bahay (Ka'bah, sa Makkah) kung may kakayahan."*

*Sinabi ng lalaki: "Tama ang sinabi mo," at nagulat kami sa kanya na nagtanong at nagsabing tama ang sinabi niya. Pagkatapos ay sinabi niya: "Sabihin mo sa akin ang tungkol sa Iman (pananampalataya)." Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: "Ito ay maniwala sa Allah, sa Kanyang mga anghel, Kanyang mga Aklat, Kanyang mga Sugo, sa Huling Araw, at maniwala sa Al-Qadr (banal na kapalaran), mabuti at masama."*

*Sinabi ng lalaki: "Tama ang sinabi mo. Sabihin mo sa akin ang tungkol sa Ihsan (pagiging perpekto)." Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: "Ito ay sambahin ang Allah na parang nakikita mo Siya, na datapwat hindi mo Siya nakikita ay tunay na nakikita ka Niya."*

*Sinabi ng lalaki: "Pagkatapos ay sabihin mo sa akin ang tungkol sa Oras (ng pagkagunaw ng mundo)." Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: "Ang tinatanong tungkol dito ay hindi nakakaalam ng mas mahusay kaysa sa nagtatanong."*

*Sinabi ng lalaki: "Sabihin mo sa akin ang tungkol sa mga palatandaan nito." Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: "Na ang aliping babae ay manganganak ng kanyang magiging amo na babae at makikita mo ang naka-paa, hubad, na taga-pastol ng kambing na nakikipag-paligsahan sa paggawa ng matataas na mga gusali."*

*Pagkatapos ay umalis ang lalaki at nanatili ako ng ilang sandali. Pagkatapos ay sinabi niya ﷺ: "O 'Umar, alam mo ba kung sino ang nagtanong?" Sinabi ko: "Ang Allah at ang Kanyang sugo ay higit na nakakaalam." Siya ﷺ ay nagsabi: "Siya si (Anghel) Jibreel (Gabriel), na pumarito upang ituro sa iyo ang iyong relihiyon."* [1]



(1) Iniulat sa Sahih Muslim

# Pambungad

Ang lahat ng Papuri ay para lamang sa Allah ﷻ. Siya ang ating pinupuri at sa Kanya tayo humihingi ng tulong at sa Kanya tayo humihingi ng kapatawaran at nagbabalik loob tayo sa Kanya. Tayo ay nagpapakupkop sa Allah mula sa kasamaan ng ating mga sarili at sa kasamaan ng ating nagawa. Sinuman ang ginagabayan ng Allah ﷻ ay walang sinumang makapagliligaw sa kanya, at sinuman ang Kanyang ililigaw ay walang sinumang makapag-gagabay sa kanya. Ako ay sumasaksi na walang tunay na diyos na karapatdapat sambahin maliban sa Allah ﷻ, Siya ay nag-iisa at walang katambal. Sa Kanya ang Kaharian at sa Kanya ang lahat ng Pagpupuri, at Siya ay may kapangyarihan sa lahat ng bagay. At ako ay sumasaksi na si Muhammad ﷺ ay Kanyang lingkod at Sugo. Isinugo siya ng Allah ﷻ na may gabay at dala ang tunay na Relihiyon upang kanyang ipahayag ang kabuuan ng relihiyong ito. Nawa'y sumakanya ang pinakamabuting pagpapala at kapayapaan, at sa kanyang mga pamilya at mga kasamahan.

Ang Islam ay *Deen* (Relihiyon) ng kaalaman, at ang pagsasaliksik ng kaalaman ay obligasyon ng bawat Muslim. Hindi magiging tama ang pagiging Muslim ng isang tao at hindi tatanggapin sa kanya ang kanyang mga gawain sa Islam kapag hindi mapapatunayan sa kanya ang pagiging *Ikhlas* (taos-puso, sinseridad) para lang sa Allah ﷻ at pagsunod sa Sunnah (pamamaraan) ni Propeta Muhammad ﷺ. Ang pagiging *Ikhlas* ay sa pamamagitan ng pagpapaganda ng *Niyyah* (intensiyon). Ang *It-tibaa* (pagsunod sa Propeta) ay hindi mangyayari maliban sa pamamagitan ng pananaliksik ng kaalaman at pag-unawa ng Deen, at ang pagsamba sa Allah ﷻ ay sa pamamagitan ng malinaw na gabay mula sa Aklat ng Allah (Qur'an) at Sunnah ng Kanyang Propeta ﷺ.

Dahil sa paglaganap ng kamalayan at sigasig ng karamihan ng mga Muslim na matutunan ang kanilang relihiyon, at sa pagyakap ng marami sa Islam, lumitaw ang matinding pangangailangan na magkaroon ng kumpletong sanggunian na magtuturo sa mga Muslim – kahit saan man sila naroroon – ng pinagmulan ng kanyang relihiyon sa *'Aqeedah* (tamang paniniwala), *Shari'ah* (mga batas) at paraan ng pamumuhay. Maraming mga sentro ng Islam at pang-edukasyon sa buong mundo ang nagsusumikap upang maghanda ng ilang mga polyeto at babasahin na napakahalaga upang ituro sa mga bagong yakap sa Islam ang mga prinsipyo ng Islam. Marami sa kanila ay pinahalagaan ang aspeto ng pangkaalaman, ngunit ang istrakturang pang-edukasyon at tamang pagtuturo ay hindi nakatanggap ng nararapat na pansin – ang mga alituntunin ng pamamaraan ng pagbibigay ng impormasyon o di kaya pagtuturo sa mag-aaral tungkol sa layunin ng kanyang pag-aaral, at pagbibigay ng mga pagsusulit upang malaman kung paano siya nakinabang mula sa kanyang pag-aaral.

Dahil dito, inilunsad ang proyekto bilang paghahanda ng kurikulum na ito ng kumpletong pangkaalaman, pang-edukasyon at tamang pagtuturo at ibinatay sa tanyag na **Hadith ni (anghel) Gabriel** عليه السلام bilang tulong sa sinuman na nais umunawa sa relihiyon.

Sa konklusyon, ipinaabot namin ang aming taos-pusong pasasalamat at pagpapahalaga sa bawat nag-ambag sa tagumpay ng proyektong ito simula pa ng ito ay isang ideya pa lamang hanggang sa naging kumpletong kurikulum ng pag-aaral sa kapahintulutan ng Allah ﷻ. Hinihiling namin sa Allah ﷻ na tanggapin Niya sa atin ang gawain na ito at patawarin ang ating pagkukulang at pagkakamali. At pakiusap namin sa kung sinuman ang makakita ng anumang pagkakamali, may mga pagpuna at mga mungkahi ay ipaalam sa amin upang mapabuti ang aklat na ito sa hinaharap. At ang aming huling panalangin ay papuri sa Allah ﷻ ang Panginoon ng sanlibutan.

**Dr. Yahya Salman AlBaheth**



doctor_yahya@yahoo.com

# Ang Katangian ng Kurikulum na ito

Ang lahat ng papuri at pasasalamat ay para sa Allah ﷻ lamang. Ang pinakamahusay na pananalita ay ang salita ng Allah ﷻ, at ang pinakamainam na gabay ay ang gabay ni Propeta Muhammad ﷺ, ang pagbabago sa relihiyon ay *Bid'ah* (maling pananampalataya) at bawat *Bid'ah* ay pagkaligaw, at bawat pagkaligaw ay sa impiyernong apoy. Katotohanan, dapat malaman ng isang Muslim na upang maging katanggap-tanggap ang mga mabubuting-gawa sa Islam ay dapat itong umayon sa dalawang kondisyon:

1. Ang gawain ay taos-puso na para sa Allah ﷻ lamang (Ikhlas).
2. Ang gawain ay batay sa gabay mula sa Qur'an at Sunnah ng Propeta Muhammad ﷺ

Ang unang kondisyon ay makakamit sa pamamagitan ng pag-aayos ng niyyah (layunin), tulad ng sinabi ng Propeta Muhammad ﷺ: *"Katotohanan, ang lahat ng mga gawain ay batay sa kung ano ang layunin, at makakamit ng bawat tao kung ano ang kanyang nilayon."* [1] Kaya ang unang bagay na dapat tandaan ng bawat Muslim ay pagsikapang isaayos ang kanyang layunin at gawin ang lahat ng kanyang mga gawain ng taos-pusong para sa Allah ﷻ lamang. Kabilang na rin ang kanyang pag-aaral o pagtuturo ng kurikulum na ito.

Ang pangalawang kondisyon ay makakamit sa pamamagitan ng pagsasaliksik ng Islamikong kaalaman, at ito ang layunin ng kurikulum na ito na maibigay sa mga mag-aaral. Kinakailangang mauna ang kaalaman bago ang gawain, sapagkat ang pananaliksik ng kaalaman ay obligasyon ng bawat Muslim, tulad ng sinabi ng Propeta Muhammad ﷺ *"Ang pananaliksik ng kaalaman ay obligado sa bawat Muslim".* [2]

Ang nakikita ng ilang mga tao mula sa ibang mga Muslim na mga pag-uugali at pamamaraan na salungat sa katuruan ng Islam ay kadalasan dahil sa kamangmangan sa mga katuruan na ito, at kung minsan naman ay dahil na rin sa sadyang hindi ginagawa ng isang Muslim ang kanyang nalalaman, kung kaya ang kanyang kaalaman ay magiging katibayan laban sa kanya. Ang isang Muslim ay hindi laging binibigyan ng paumanhin sa kanyang kamangmangan.

Mula dito ay inaasahan namin na makakamit ng kurikulum na ito ang pangalawang kondisyon, at gamitin ng sinuman na nag-aaral nito ang kanyang natutunan sa kanyang buhay.

### Wastong Paraan ng Pag-aaral (Hakbang-hakbang)

Marami sa mga Muslim ang gustong matuto, lalo na ang mga bagong Muslim. Ang sigasig ang nagtutulak sa kanila upang subukang malaman ang lahat sa maikling panahon, ngunit hindi nagtagal ang sigasig ay napalitan ng pagka-inip at pagkabigo, sapagkat hindi nila natutunan ang kanilang nais ng mabilis. Ito ay dahil ang pagkamit ng kaalaman ay nangangailangan ng pasensya, pagsisikap at panahon.

Kaya pinapayuhan ka namin na mag-aral ng marahan, unti-unti at hakbang-hakbang. Ang isang maliit ngunit tuloy-tuloy na gawain ay mas mahusay kaysa sa marami ngunit pansamantala lamang at walang natapos. Ang kurikulum na ito ay dinisenyo upang matuto nang unti-unti. Ang mga paksa ay binahagi sa tig-isang oras na aralin na maaaring pag-aralan nang unti-unti at sa panahon na aangkop sa iyong mga sitwasyon at kakayahan.

Ang pagkamit ng kaalaman sa Islam ay tuloy-tuloy at walang limitasyon sa edad, kung kaya ang isang Muslim ay naghahangad na magsasaliksik ng kaalaman hanggang sa huling sandali ng kanyang buhay.

(1) Isinalaysay ni Bukhari at Muslim
(2) Isinalaysay ni Ibn Majah at ito ay Isang hassan Hadith

### Ang mga Layunin ng Kurikulum na ito

Bihirang matagpuan ng mga nagsasaliksik ng kaalaman, lalong-lalo na sa mga bagong yakap sa Islam, ang isang kumpletong kurikulum na dinisenyo sa paraang pang-edukasyon na pinadali at nakakatulong sa kanya upang maunawaan at isabuhay ang mga katuruan ng kanyang relihiyon sa lahat ng aspeto ng kanyang buhay. Dahil dito ay may pangangailangan na magkaroon ng katulad ng aklat na ito na maaaring gamitin bilang isang kurikulum ng pag-aaral para sa mga regular na mag-aaral. At ang isang Muslim ay maaaring makinabang kahit mag-isa siyang nag-aaral, dahil ito ay dinisenyo sa paraan ng mga yunit ng pang-edukasyon at ilang naka-programa na pag-aaral.

Kaya inaasahan namin na ang kurikulum na ito ay kapaki-pakinabang para sa bawat Muslim – hindi lamang sa mga bagong yakap sa Islam – upang mapag-aralan kung ano ang dapat malaman ng isang Muslim tungkol sa mga bagay para sa kanyang relihiyon.

### Ang mga sumusunod ay ang pinakamahalagang layunin na inaasahan na makamit ng kurikulum na ito:

1. Pagbibigay sa isang Muslim ng dapat niyang malaman tungkol sa kanyang relihiyon, batay sa mga tekstong pang-batas mula sa Qur'an at Sunnah at ayon sa pamamaraan ng mga *salafus-saalih* (naunang matutuwid na mga muslim) mula sa *ahlul-sunnah wal-jama'a* (angkan ng *Sunnah* at *Jama'ah*).
2. Pagtulong sa mga mag-aaral na makakuha ng kaalaman sa isang madali, organisado at paunti-unting paraan sa loob ng isang programang pang-edukasyon na nakabatay sa mga yunit ng pag-aaral.
3. Pagtutok sa pagpapaliwanag sa **Hadith ni (anghel) Gabriel** عليه السلام tungkol sa mga haligi ng *Eeman* (paniniwala) at mga haligi ng Islam, na may detalyadong paliwanag ng tamang paraan sa pagsasagawa ng mga pagsamba tulad ng *Salah (pagdarasal)*, *Zakah (oblidagong kawang-gawa)* at *Siyam* (pag-aayuno).
4. Ang pagbuo ng isang kurikulum sa edukasyon sa kapahintulutan ng Allah. Maaari itong ituro sa iba't ibang pamamaraan: sa loob ng isang regular na klase, o sa pamamagitan ng pag-aaral ng sarili, o pag-aaral ng magkahiwalay ("*distant learning*").
5. Pagpapakilala sa mag-aaral – lalo na sa mga hindi nakapagsasalita ng Arabe – ng mga termino ng Islam sa unti-unting paraan tulad ng *Salah*, *Ruku'*, *Sujood* at iba pa, at sana'y gamitin niya ito upang maiwasan ang paggamit ng dayuhang bokabularyo na may halos katumbas na kahulugan.



## Paano Makikinabang sa Kurikulum na ito?

Pakikinabangan mo ang kurikulum na ito nasaan ka man sa mundo sa kapahintulutan ng Allah ﷻ, may nagtuturo man sa iyo o umaasa lamang sa sariling pag-aaral. Ito ay dinisenyo sa isang simpleng paraan ng pang-edukasyon, na may pangako na magbibigay ng ligal na nilalaman na nagmula sa Qur'an at sa Sunnah at batay sa *Daleel* (ebidensya).

Inirerekomenda namin na simulan mong pag-aralan itong pambungad na kabanata ng kurikulum na ito, na makakatulong sa iyo na bumuo ng isang plano na naaangkop sa iyong kalagayan. Sa pamamagitan nito ay malalaman mo ang mga tampok, mga katangian, at mga layunin ng kurikulum na ito. Pati na rin ang mga paksa ng pang-kaalaman na nilalaman nito. Maaari mo ring piliin ang na-aangkop na pamamaraan na magagamit mo upang pag-aralan ito.

Ang pinakamahusay na paraan ng pag-aaral ay sa pamamagitan ng isang guro na tiwala ka sa kanyang kaalaman na magtuturo at gagabay sa iyo. Ngunit kung hindi ito posible ay maaari kang mag-aral sa sarili mo lamang.

Ang pag-aaral ng *'Aqeedah* – ito ang mga aralin ng *Tawheed* – ay nangangailangan ng maingat na pag-aaral at tamang pag-uunawa kung kaya binibigyang diin namin ang kahalagahan ng pag-aaral nito sa pamamagitan ng isang guro na pinagkakatiwalaan sa kanyang kaalaman, *Deen* at pamamaraan. Hindi sapat ang umasa sa pagbabasa at pag-aaral sa sarili lamang. Gayundin ang pag-aaral ng Banal na Qur'an at mga *Thikr* ng Salah; kailangan ang isang guro na magtuturo ng tamang pagbigkas.

Ang pagkakaiba ng kurikulum na ito ay ang kakayahang lumipat sa anumang paksa kung kinakailangan malaman agad ang tungkol dito. Halimbawa: Kung ikaw ay nasa bisperas ng buwan ng *Ramadhan*, maaari kang lumipat sa paksa ng pag-aayuno upang malaman mo ang mga alituntunin ng pag-aayuno at lahat ng tungkol sa mabiyayang buwan ng *Ramadhan*. Gayon din kapag may balak kang magsagawa ng *Hajj*, maaari mong pag-aralan ang lahat ng tungkol sa Hajj, at iba pa. Kaya pinapayuhan ka namin na tingnan ang listahan ng mga paksa, gayundin ang mga talaan ng mga nilalaman para sa bawat Aralin.

## Pag-aaral ng Wikang Arabe

Ang Arabe ang wika ng Banal na Qur'an, at dahil dito ay dapat maging masigasig ang isang Muslim na pag-aralan ito. At kung mahirap ito para sa kanya, kung gayon, kahit papaano ay matuto man lang na magbasa upang mabigkas niya ang Banal na Qur'an.

Maraming mga programa kung saan maaari mong mapag-aralan ang salitang Arabe. Hinihiling namin sa Allah na Makapangyarihan sa lahat na ang kurikulum na ito ay makakatulong sa iyo sa pag-aaral ng mga prinsipyo ng wikang Arabe. Ngunit subukang gawin ang pag-aaral ng Wika ng Qur'an na isang layunin na hinahangad mo sa iyong buhay.

## Mga Nakaraang Aralin na Kinakailangan

Sa umpisa ng bawat aralin ay ipinapakita ang mga nakaraang aralin na dapat pag-aralan at kumpletuhin ng mag-aaral bago simulan ito. Ito ay dahil ang ilang mga aralin ay batay sa nauna nang pinag-aralan, at ang nais na benepisyo ay makakamit lamang sa pamamagitan ng pagsunod sa mga tagubiling ito. Halimbawa, ang tao ay hindi maaaring matutong mag-Salah bago malaman ang kalinisan at pagsasagawa ng *Wudhu*, at iba pa.

Ito ay ipinapakita dahil ang isang nag-aaral ng sarili ay maaaring mag-aral ng anumang yunit o paksa, kaya dapat siyang bigyan ng babala na ang ilang mga Aralin ay kailangan din niyang mapag-aralan at iugnay dito.

### Mga kaakibat na aralin



Sa simula ng bawat aralin ay may ilang mga aralin na pinili bilang mahusay na pag-aaralan sa parehong panahon dahil sa kanilang malapit na ugnayan, at dahil ang bawat isa sa mga aralin na ito ay kumukumpleto sa bawat isa.

### Mga Layunin ng Aralin

Ang bawat aralin ay may mga layunin na itinakda sa simula. Ang mga ito ay praktikal na mga layunin, upang malaman ng guro at mag-aaral ang mga hinahangad nilang makamit bago magsimula ang aralin.

### Mga Bahagi ng Aralin



Ang bawat aralin ay nahahati sa mga sumusunod:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Ginagawang Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino

## Talaan ng mga Aralin at oras ng mga yunit ng aklat

| | Mga paksa | Mga Aralin | Oras |
|---|---|---|---|
| 1 | Pambungad | 1 | 1 |
| 2 | Yunit ng **A**qeedah (Pananampalataya) | 3 | 3 |
| 3 | Yunit ng **T**ahaarah (Kalinisan) | 3 | 3 |
| 4 | Yunit ng **S**alaah (Pagdarasal) | 4 | 4 |
| 5 | Yunit ng mga A**th**kaarus-**S**alaah (Binibigkas sa **S**alaah) | 3 | 3 |
| 6 | Yunit ng Zakaah (Obligadong Kawanggawa) | 2 | 2 |
| 7 | Yunit ng **S**iyam (Pag-aayuno) | 2 | 2 |
| 8 | Yunit ng **H**ajj at **'U**mrah | 2 | 2 |
| 9 | Yunit ng Buhay ng isang Muslim | 1 | 1 |
| | **Kabuuan** | **21** | **21** |

*"Kaya't alamin (O Muhammad) na walang may karapatang sambahin maliban sa Allaah, at humingi ng kapatawaran para sa iyong kasalanan."* (1)

# Yunit ng Aqeedah

## (Pananampalataya)



(1) Surah Muhammad 47:19)

# Talaan ng mga Nilalaman

# Unang Aralin

## Tawheed Ar-Rubboobiyah
## (Ang Allah ang Nag-iisang Tunay na Panginoon)

### Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maipapaliwanag mo ang kahulugan ng Tawheed sa salita at sa Islamikong pananaw.
- Pag-usapan ang kahalagahan ng Tawheed.
- Maintindihan ang tatlong uri ng Tawheed.
- Maintindihan ang kahulugan ng Tawheed Ar-Ruboobiyah (Ang Allah ang Nag-iisang Tunay na Panginoon)



### Kabuuan ng Aralin:



- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino

### Kinakailangang napag-aralan na:

- Repasuhin ang unang pambungad

# Ang Kahalagahan na Maintindihan ang kahulugan ng *Tawheed* (Kaisahan ng Allah)

Itinayo ang Islam sa limang haligi. Una, ang dalawang *Shahadah* ("***Ash-hadu an la ilaha illallah, wa ash-hadu anna Muhammadan rasoolullah***") bilang larawan ng salitang ***Tawheed*** at pundasyon ng Islamikong ***'Aqeedah***. Ang iba pang mga haligi ay:

- ***Salah*** (Pagdarasal),
- ***Zakah*** (Obligadong Kawanggawa),
- ***Siyam*** (Pag-aayuno) sa buwan ng *Ramadhan*,
- at ang ***Hajj*** sa tahanan ng Allah.

Ang unang haligi ang magdadala sa tao mula sa kawalang-pananampalataya (***kufr***) tungo sa may-pananampalataya (***Eeman***), at mula sa pagtatambal (***shirk***) tungo sa pagsuko sa kaisahan ng Allah ﷻ (***Islam***). Ito ang unang haligi ng *Eeman*. Hindi magiging Muslim ang isang tao kapag hindi niya naiintindihan ang katotohanan ng *Tawheed* na sumasakop sa unang haligi; ito ang paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ at gagawin niya ang lahat ng katuruan nito.

Halimbawa: Hindi makikinabang sa unang haligi na ito ang isang hindi Muslim at hindi naniniwala, at hindi rin tatanggapin sa kanya ang pagsasagawa niya sa ibang mga haligi. Hindi tatanggapin sa kanya ang *Salah*, *Zakah*, *Siyam*, at iba pang mga mabubuting gawain. Ganoon din ang isang Muslim na hindi naniniwala sa idinudulot ng salitang *Tawheed* (*kalimat Tawheed*), hindi nakakaintindi ng kahulugan nito, at hindi ginagawa ang mga katuruan nito, dahil tunay na siya ay lumabas na sa nasasakupan ng Islam, kaya hindi niya mapapakinabangan ang pagsasagawa ng naiwan pang mga haligi ng Islam. Ito ang dahilan kung bakit sisimulan nating pag-aralan ang paksang *Tawheed*.

# Ang kahulugan ng *Tawheed*

**Ang *Tawheed* sa salitang Arabe**: Ang salitang Tawheed ay nagmula sa salitang ***"Wahhada"***, na ang ibig-sabihin ay pinag-iisa ang isang bagay, at hindi na tumatanggap ng bilang at ituturing lamang ito na isa (walang katambal at walang katulad). Ang mahalaga ay ang kahulugan nito ayon sa Islamikong salita, kaalaman at kultura ng Islam.

**Ang Tawheed sa Islamikong salita:** Ito ay paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ sa pagsamba sa Kanya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَآ أُمِرُوٓا۟ إِلَّا لِيَعْبُدُوا۟ ٱللَّهَ مُخْلِصِينَ لَهُ ٱلدِّينَ حُنَفَآءَ وَيُقِيمُوا۟ ٱلصَّلَوٰةَ وَيُؤْتُوا۟ ٱلزَّكَوٰةَ وَذَٰلِكَ دِينُ ٱلْقَيِّمَةِ ﴾

***"At walang ipinag-utos sa kanila kundi sambahin lamang ang Allah na bukod-tangi, na ang kanilang hangarin sa pagsamba ay makatagpo nila ang Allah, na lumayo sila sa pagtatambal patungo sa tamang paniniwala, at isagawa ang Salah, at magbigay ng Zakah, ito ang matuwid na Deen (Relihiyon)".*** [1]

Ang karamihang pinag-uusapan sa Banal na Qur'an ay tungkol sa *Tawheed* at kung ano ang maidudulot nito na mga gantimpala o kaparusahan bunga ng pagsunod o pagsuway. Ipinaliwanag ng mga *'Ulama* (paham) ang kahulugan ng *Tawheed* sa pamamagitan ng pagbaha-bahagi nito sa tatlo:

1. ***Tawheed Ar-Rubboobiyah*:** Ito ay paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ sa lahat ng Kanyang ginagawa, tulad ng nag-iisang Tagapaglikha, nag-iisang nagbibigay ng biyaya, nag-iisang makapangyarihang Hari, at nag-iisang Tagapangalaga sa lahat ng Kanyang nilikha.

(1) Surah Al-Bayyinah 98 : 5

2. ***Tawheed Al-'Uloohiyah*:** Tinatawag din itong **Tawheed Al-Ibadah** na ang tinutukoy dito ay paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ sa lahat ng uri ng pagsamba, dahil Siya ang tunay na Panginoon na may karapatang sambahin. Kaya hindi maaring ilihis ang kahit anong uri ng Ibadah sa iba maliban sa Kanya, o magtatambal sa Kanya.
3. ***Tawheed Al-Asmaa was-Sifaat*:** Ito ay paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ sa Kanyang mga magagandang pangalan at mga dakilang katangian na nakalagay sa Banal na Qur'an at sa *Hadith* ng Propeta ﷺ na hindi maaaring itanggi (*Ta'teel*), o ipaliwanag kung paano (*Takyeef*), o ihalintulad sa mga nilikha (*Tamtheel*), o baguhin ang kahulugan (*Tahreef*).

## Una: Ang *Tawheed Al-Rubboobiyah*
### (Ang Allah Ang Nag-iisang Tunay na Panginoon)

Ito ay paniniwala na ang Allah ﷻ lamang ang nag-iisang Tagapaglikha. Walang sinuman na Tagapaglikha maliban sa Kanya. Siya lamang ang ***Rabb*** (panginoon), ang nag-iisang Tagapaglikha, ang Nagmamay-ari at Tagapamahala sa lahat ng pangangailangan ng Kanyang nilikha. Ang Allah ﷻ ang ***Rabb*** ng ***'aalamin*** (lahat ng daigdig). Siya ang lumikha sa mga nilikha at nagbibigay sa kanila ng biyaya, nag-aaruga sa lahat ng kanilang pangangailangan, at Siya ang nagpapasya sa Kanyang mga nilikha sa anumang Kanyang naisin. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿إِنَّ رَبَّكُمُ ٱللَّهُ ٱلَّذِي خَلَقَ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضَ فِي سِتَّةِ أَيَّامٖ ثُمَّ ٱسۡتَوَىٰ عَلَى ٱلۡعَرۡشِ يُغۡشِي ٱلَّيۡلَ ٱلنَّهَارَ يَطۡلُبُهُۥ
حَثِيثٗا وَٱلشَّمۡسَ وَٱلۡقَمَرَ وَٱلنُّجُومَ مُسَخَّرَٰتِۭ بِأَمۡرِهِۦٓۗ أَلَا لَهُ ٱلۡخَلۡقُ وَٱلۡأَمۡرُۗ تَبَارَكَ ٱللَّهُ رَبُّ ٱلۡعَٰلَمِينَ﴾

***"Katiyakan, ang inyong Rabb ay ang Allah na Siyang lumikha ng mga kalangitan at ng kalupaan sa loob ng anim na araw, pagkatapos Siya ay pumaroon sa taas ng Kanyang trono. Ipinapasok Niya ang gabi sa araw, na tuwing darating ang gabi ay aalis ang araw at tuwing darating ang araw ay aalis ang gabi. Ang araw at ang buwan at ang mga bituin ay ipinapasailalim Niya sa Kanyang pag-aatas. Siya lamang ang bukod-tanging Lumikha ng lahat at gayundin ang lahat ng pag-aatas. Luwalhati sa Allah ang Rabb ng lahat ng nilalang".*** [(1)]

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ٱللَّهُ خَٰلِقُ كُلِّ شَيۡءٖۖ وَهُوَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ وَكِيلٞ﴾

***"Ang Allah ang Tagapaglikha ng lahat ng bagay, at lahat ng bagay ay Siya ang Tagapangalaga".*** [(2)]

Sinabi ng Allah:

﴿ذَٰلِكُمُ ٱللَّهُ رَبُّكُمۡۖ لَآ إِلَٰهَ إِلَّا هُوَۖ خَٰلِقُ كُلِّ شَيۡءٖ فَٱعۡبُدُوهُۚ وَهُوَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ وَكِيلٞ﴾

***"Ganito ang Allah na inyong Rabb, walang sinumang Ilah (diyos) na dapat sambahin maliban sa Kanya, nilikha Niya ang lahat ng bagay, kung gayon sambahin ninyo Siya. Siya ang Tagapangalaga sa lahat ng bagay".*** [(3)]

Kasama sa *Tawheed Al-Rubboobiyah* ang paniniwala na ang Allah ﷻ ang tunay na nagbibigay ng biyaya sa lahat ng Kanyang mga nilikha. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَمَا مِن دَآبَّةٖ فِي ٱلۡأَرۡضِ إِلَّا عَلَى ٱللَّهِ رِزۡقُهَا وَيَعۡلَمُ مُسۡتَقَرَّهَا وَمُسۡتَوۡدَعَهَاۚ كُلّٞ فِي كِتَٰبٖ مُّبِينٖ﴾

(1) Surah Al-A'raf : 54
(2) Surah Az-Zumar 39 : 62
(3) Surah Al-An'aam 6 : 102

***Katiyakan, ginarantiyahan ng Allah ang kabuhayan ng lahat ng mga gumagapang sa ibabaw ng kalupaan, at batid Niya kung saan ito maninirahan sa tanang buhay nito at saan ito patutungo pagkatapos nitong mamatay, at batid Niya kung saang lugar ito mamamatay. Ang lahat ng ito ay naitala sa Aklat sa malinaw na talaan ng Allah".*** (1)

Kasama rin ang paniniwala na katiyakan ang Allah ﷻ ang Tunay na Hari (*Malik*) ng lahat, at Siya ang Tagapangasiwa sa lahat ng kailangan ng Kanyang mga nilikha. Siya ang nagbibigay ng kapangyarihan at Siya rin ang nagtatanggal nito. Siya ang nagpapataas ng kalagayan at Siya rin ang nagpapababa nito. Siya ang nagbibigay ng buhay at kamatayan. Siya ang nagpapalit-palit ng gabi at araw. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُلِ ٱللَّهُمَّ مَٰلِكَ ٱلۡمُلۡكِ تُؤۡتِي ٱلۡمُلۡكَ مَن تَشَآءُ وَتَنزِعُ ٱلۡمُلۡكَ مِمَّن تَشَآءُ وَتُعِزُّ مَن تَشَآءُ وَتُذِلُّ مَن تَشَآءُۖ بِيَدِكَ ٱلۡخَيۡرُۖ إِنَّكَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٞ ، تُولِجُ ٱلَّيۡلَ فِي ٱلنَّهَارِ وَتُولِجُ ٱلنَّهَارَ فِي ٱلَّيۡلِۖ وَتُخۡرِجُ ٱلۡحَيَّ مِنَ ٱلۡمَيِّتِ وَتُخۡرِجُ ٱلۡمَيِّتَ مِنَ ٱلۡحَيِّۖ وَتَرۡزُقُ مَن تَشَآءُ بِغَيۡرِ حِسَابٖ ﴾

***"Sabihin mo [O Muhammad], O Allah na nagtataglay ng lahat ng kaharian, Ikaw ang tanging nagkakaloob ng kaharian sa sinuman na Iyong nais mula sa Iyong nilikha, at kinukuha Mo ang kaharian sa sinuman na Iyong nais, at pinagkalooban Mo ng kapangyarihan ang sinuman na Iyong nais, at hinahamak Mo ang sinuman na Iyong nais. Nasa Iyong kamay ang kabutihan. Katiyakan Ikaw ang walang hanggan at ganap na Makapangyarihan. Ipinapasok Mo ang gabi sa araw at ang araw ay ipinapasok Mo sa gabi. At inilalabas Mo ang may-buhay mula sa patay, at inilalabas Mo ang isang patay mula sa may-buhay, at nagkakaloob Ka ng kabuhayan sa sinuman na Iyong nais mula sa Iyong nilikha (nang walang hangganan)".*** (2)

Ang lahat ng pangyayari sa daigdig na ito ay batid ng Allah ﷻ at mula sa Kanyang kapahintulutan. Ngunit ang ginagawa ng ibang mga tao ay taliwas sa uri ng *Tawheed* na ito, tulad ng paglalagay ng mga bagay na inaakala nilang magbibigay sa kanila ng suwerte o mag-aalis sa kanila ng malas o masama, tulad ng mga ***Tama'im*** (agimat). Ito ang naghahatak sa kanila patungong *Shirk* (pagtatambal). Ang uri ng *Tawheed* na ito ay likas na pinaniniwalaan ng lahat ng mga tao at walang tumututol dito maliban sa isang taong nagmamayabang sa kanyang sarili samantalang alam niya na tiyak na walang Tagapaglikha at nagbibigay ng kabuhayan maliban sa Allah ﷻ, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ tungkol sa mga ***mushrikoon*** sa panahon ng Propeta.

﴿ قُلۡ مَن رَّبُّ ٱلسَّمَٰوَٰتِ ٱلسَّبۡعِ وَرَبُّ ٱلۡعَرۡشِ ٱلۡعَظِيمِ، سَيَقُولُونَ لِلَّهِۚ قُلۡ أَفَلَا تَتَّقُونَ، قُلۡ مَنۢ بِيَدِهِۦ مَلَكُوتُ كُلِّ شَيۡءٖ وَهُوَ يُجِيرُ وَلَا يُجَارُ عَلَيۡهِ إِن كُنتُمۡ تَعۡلَمُونَ، سَيَقُولُونَ لِلَّهِۚ قُلۡ فَأَنَّىٰ تُسۡحَرُونَ ﴾

***Sabihin mo sa kanila: Sino ang Rabb ng mga pitong kalangitan, at ang Rabb ng Dakilang Arsh. Sasabihin nila: Ang Allah. Kung gayon sasabihin mo sa kanila: "Hindi ba kayo natatakot sa Kanyang kaparusahan"? Sabihin mo sa kanila: "Nasa kaninong kamay ang pagmamay-ari ng lahat ng bagay? Siya ang tagapagtanggol ng sinumang humihingi ng kalinga, at walang magiging tagapagtanggol ang sinumang nais Niyang wasakin, kung ito ay batid lamang ninyo"? Sasabihin nila, "ang Allah". Sabihin mo sa kanila: "Kung gayon, paano kayo nawala sa sarili ninyong katinuan?"*** (3)

Ang pagtanggap ng tao sa *Tawheed Ar-Rubboobiyah* ay hindi nangangahulugan na nakapasok na siya sa loob ng *Eeman* at *Islam*, dahil hindi magiging ganap ang paniniwala maliban na lamang kung paniniwalaan din ang *Tawheed Al-'Uloohiyah*, na ang ibig sabihin ay paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ sa pagsamba sa Kanya.

(1) Surah Hud : 6
(2) Surah Ali 'Imran 3 : 26-27
(3) Surah Mu'minoon 23 : 86-89



## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Buuin ang mga sumusunod:**

A. Ano ang kahulugan ng *Tawheed* sa salita?

..........................................................................................

B. Ano ang kahulugan ng *Tawheed* sa salitang Islamiko?

..........................................................................................

..........................................................................................

C. Ang mga uri ng *Tawheed* ay:

1. ..........................................................................................
2. ..........................................................................................
3. ..........................................................................................

D. Ang *Tawheed Ar-Rubboobiyah* ay:

..........................................................................................

..........................................................................................

**T2. Ano ang kahalagahan na maintindihan ang *Tawheed*?**

..........................................................................................

..........................................................................................

..........................................................................................

**T3. Maituturing bang isang Muslim ang sinumang tatanggap ng *Tawheed Ar-Rubboobiya*?**

..........................................................................................

**T4. Magbigay ng halimbawa sa gawain o paniniwalang salungat sa *Tawheed Ar-Rubboobiyah*:**

..........................................................................................

..........................................................................................

..........................................................................................

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | الله | Allaah | Ang personal na pangalan ng panginoong diyos na tagapaglikha ng lahat. |
| 2 | رب | Rabb | Panginoon |
| 3 | إله | ilah | Diyos |
| 4 | واحد | Waa**h**id | Isa |
| 5 | توحيد | Taw**h**eed | Paniniwala sa kaisahan ng Allaah. |
| 6 | إسلام | Islaam | Ang relihiyon ng pagsuko at pagsunod sa kalooban ng diyos na tagapaglikha. |
| 7 | إيمان | Eeman | Paniniwala (*faith*) |
| 8 | كفر | Kufr | Hindi paniniwala (*disbelief*) |
| 9 | شرك | Shirk | Pagtatambal |
| 10 | عقيدة | **‘A**qeedah | Paniniwala. Tumutukoy ito sa mga bagay na pinaniniwalaan na may katiyakan at pananalig sa puso at kaluluwa ng isang tao, na walang anumang pag-aalinlangan. |

## Pangalawang Aralin

### Ang Tawheed Al-'Uloohiyah at ang Tawheed Al-Asmaa was-Sifaat

Itatagal:



Isang Oras

### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maipapaliwanag ang *Tawheed Al-'Uloohiyah* (*Tawheed Al-'Ibaadah*).
- Maipapaliwanag ang *Tawheed Al-Asmaa was-Sifaat*..
- Malalaman mo ang pagkaiba ng *Tawheed Al-'Uloohiyah* at *Tawheed Al-Asmaa was-Sifaat*.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino

### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang unang aralin sa yunit ng *'Aqeedah*

## Pangalawa: Tawheed Al-’Uloohiya
### (Kaisahan ng Allah sa Pagsamba sa Kanya)
#### Tinatawag din ito na Tawheed Al-’Ibaadah (Kaisahan sa Pagsamba)

Ang ***Al-’Uloohiyah*** ay mula sa salitang “***ilah***” na ang ibig sabihin ay ang Diyos na tinatanggap ng mga puso na may pagmamahal at pagsamba. Ang Allah ﷻ ang tunay na *ilah* (Diyos) na may karapatan ng katangian ng pagka-diyos. Kaya Siya lamang ang may karapatang sambahin, at walang diyos maliban sa Kanya na maaring sambahin. Ang ***Tawheed Al-’Uloohiyah*** ay paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ sa pagsamba sa Kanya, kung kaya hindi maaaring ibaling sa iba ang kahit anong uri ng pagsamba maliban sa Kanya, kahit pa siya ay malapit sa Allah ﷻ tulad ng mga anghel, sugong Propeta, mabuting tao, mga bagay na nilikha o mga rebulto. Ito ang ibig sabihin ng salitang *Tawheed* (*Laa ilaaha illallaah*), walang may karapatang sambahin maliban sa Allah ﷻ. Ito ang uri ng *Tawheed* na naging dahilan kung kaya isinugo ang lahat ng mga Sugo. Sinabi ng Allah:

﴿ وَلَقَدْ بَعَثْنَا فِي كُلِّ أُمَّةٍ رَسُولاً أَنِ اعْبُدُواْ اللهَ وَاجْتَنِبُواْ الطَّاغُوتَ ﴾

***“At katiyakan, nagpadala Kami sa bawat sambayanan na mga nauna, ng Sugo na nag-uutos sa kanila ng pagsamba sa Allah, at pag-iwas sa pagsamba ng iba bukod sa Kanya, tulad ng mga shaytan, mga rebulto at mga patay at anuman na sinasandalan ng sinuman bukod sa Allah”.*** [1]

At ito rin ang uri ng *Tawheed* na tinanggihan ng mga *mushrikoon* sa panahon ng Propeta Muhammad ﷺ samantalang tinanggap nila ang ***Tawheed Al-Rubboobiyah***. Katotohanan, tinatanggap ng mga *mushrikoon* ang Allah ﷻ ang Siyang Tagpaglikha ng lahat ng bagay, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَئِن سَأَلْتَهُم مَّنْ خَلَقَهُمْ لَيَقُولُنَّ اللهُ فَأَنَّى يُؤْفَكُونَ ﴾

***At kapag tinanong mo O Muhammad, sila na sumasamba ng iba bukod sa Allah, kung sino ang lumikha sa kanila? Walang pag-aalinlangang kanilang sasabihin: Ang Allah ang Siyang lumikha sa amin. Kung gayon, paano sila bumabaligtad at tumatalikod sa pagsamba sa Allah.”*** [2]

﴿ وَلَئِن سَأَلْتَهُم مَّن نَّزَّلَ مِنَ السَّمَاءِ مَاءً فَأَحْيَا بِهِ الْأَرْضَ مِن بَعْدِ مَوْتِهَا لَيَقُولُنَّ اللهُ قُلِ الْحَمْدُ لِلَّهِ بَلْ أَكْثَرُهُمْ لاَ يَعْقِلُونَ ﴾

***At kapag tinanong mo, O Muhammad, ang mga walang pananampalataya; “Sino ang nagpababa mula sa ulap ng tubig-ulan na naging sanhi ng pagsibol ng mga pananim sa kalupaan pagkatapos nitong maging tuyot? Katiyakan, sasabihin nila sa iyo: Ang Allah ang nag-iisang nagpababa nito. Sabihin mo, ang lahat ng papuri ay sa Allah lamang, subalit ang karamihan sa kanila ay hindi nakaiintindi kung ano ang naka-bubuti at nakasasama sa kanila”.*** [3]

(1) Surah An-Nahl 16 : 36
(2) Surah Al-Zukhruf 43 : 87
(3) Suran Al-’Ankabut 29 : 63

Tinatanggap ng mga *mushrikoon* sa panahon ng Propeta ﷺ ang pagka-*Rabb* ng Allah ﷻ, na Siya ang Tagapaglikha ng lahat at Siya ang nagbibigay ng biyaya. Ngunit tinanggihan nilang bigkasin ang Salitang *Tawheed* dahil batid nila na ang ibig sabihin nito ay paniniwala sa pagka-diyos ng Allah ﷻ na nag-iisa at Siya lamang ang dapat sambahin, at pagtakwil sa lahat ng mga huwad na diyos at mga rebulto na inaalayan nila ng lahat ng uri ng pagsamba.

Ang pagsamba sa Islam ay maraming kahulugan bukod pa sa pagsasagawa ng mga hayagang uri ng pagsamba – dahil sa kahalagahan nito - tulad ng *Salah* at *Sawm* (pag-aayuno). Sakop rin ang mga uri ng pagsamba na nasa puso ng tao tulad ng pagmamahal (*Al-ḥubb*), pagtitiwala sa Allah ﷻ (*Tawakkul*), pagkatakot sa Allah ﷻ (*Al-khawf*), at pagkasindak (*Al-khashyah*). Ang lahat ng mga ito ay dapat ituon lamang sa Allah ﷻ na nag-iisa. Tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمِنَ النَّاسِ مَن يَتَّخِذُ مِن دُونِ اللهِ أَندَاداً يُحِبُّونَهُمْ كَحُبِّ اللهِ وَالَّذِينَ آمَنُواْ أَشَدُّ حُبّاً للهِ وَلَوْ يَرَى الَّذِينَ ظَلَمُواْ إِذْ يَرَوْنَ الْعَذَابَ أَنَّ الْقُوَّةَ للهِ جَمِيعاً وَأَنَّ اللهَ شَدِيدُ الْعَذَابِ ﴾

***"At mayroong grupo ng mga taong nagsasagawa ng pagsamba sa iba bukod sa Allah. Ito ay kanilang itinatambal sa Allah, minamahal nila tulad ng pagmamahal sa Allah. Ngunit ang mga mananampalataya ay mas higit ang ginawang pagmamahal sa Allah. Kung makikita lamang ng mga taong ito na dinadaya lamang nila ang kanilang sarili, sa oras na ihaharap na sa kanila ang kaparusahan sa Kabilang Buhay, mapatunayan nila na ang Allah lamang ang Makapangyarihan sa lahat at matindi ang Kanyang parusa."*** [(1)]

Sinabi rin ng Allah ﷻ:

﴿ أَتَخْشَوْنَهُمْ فَاللهُ أَحَقُّ أَن تَخْشَوْهُ إِن كُنتُم مُّؤْمِنِينَ ﴾

***".. Natatakot ba kayo sa kanila o sa pakikiharap sa kanila sa labanan? Subali't ang Allah ang nararapat ninyong katakutan kung kayo ay tunay na naniniwala".*** [(2)]



(1) Surah Al-Baqarah 2 : 165
(2) Surah At-Tawbah 9 : 13

# Pangatlo: Tawheed Al-Asma was-Sifat
## (Kaisahan ng Allah sa Kanyang mga Pangalan at Katangian)

May mga magagandang pangalan at matataas na katangian ang Allah ﷻ. Ang mga pangalan at katangian na ito ay ganap at sa Kanya lamang maaaring gamitin. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ اللَّهُ لَآ إِلَٰهَ إِلَّا هُوَ لَهُ الْأَسْمَاءُ الْحُسْنَىٰ ﴾

***"Ang Allah, walang sinumang diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya, Siya ang nagmamay-ari ng Mabuting mga Pangalan".*** [1]

Ang ***Tawheed Al-Asma was-Sifat***: ay paniniwala sa lahat na ibinigay ng Allah ﷻ sa Kanyang Sarili na mga Pangalan at mga Katangian na nababagay sa Kanyang Kadakilaan mula sa Banal na Qur'an, at inihayag ng Propeta ﷺ sa kanyang Sunnah, at pagpapanatili ng mga pangalan at mga katangian na nababagay sa Kadakilaan ng Allah ﷻ na nag-iisa. Dapat tanggapin ito na hindi maaring baguhin (*Tahreef*), at hindi maaring itanggi (*Ta'teel*), at hindi maaring itanong kung papaano (*Takyeef*), at hindi maaring ihalintulad sa anumang bagay (*Tamtheel*).

### Upang mabatid ang uri ng Tawheed na ito ay dapat sundin ang mga sumusunod:

1. Dapat paniwalaan at tanggapin ang lahat na nabanggit sa Banal na Qur'an at sa Tamang Sunnah ng Propeta ﷺ mula sa mga Pangalan at mga Katangian ng Allah ﷻ, at panatilihin ang mga ito na hindi maaring bigyan ng ibang kahulugan na hindi tugma sa malinaw niyang kahulugan, ito ang tinatawag na *Tahreef* (pagbago). Katunayan, ang paniniwala sa *Tawheed* na ito ay nag-uutos ng hindi pagbibigay ng pangalan o katangian sa Kataas-taasang Allah ﷻ na hindi nabanggit sa Qur'an at Sunnah. Upang maliwanagan masdan ang sumusunod na talata, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَلَمْ تَرَ إِلَى الَّذِينَ تَوَلَّوْا قَوْماً غَضِبَ اللَّهُ عَلَيْهِم مَّا هُم مِّنكُمْ وَ لَا مِنْهُمْ وَيَحْلِفُونَ عَلَى الْكَذِبِ وَهُمْ يَعْلَمُونَ ﴾

***"Hindi ba ninyo nakikita ang mga mapagkunwari (munafiqun) na itinuring nila ang mga Hudyo na mga kaibigan at mga minamahal na kung saan nasa mga ito ang galit ng Allah? Sila ay hindi mga Muslim at hindi rin sila mga Hudyo, at sumusumpa sila sa kasinungalingan na sila raw ay mga Muslim, at ikaw ay Sugo ng Allah, at batid nila na kasinungalingan ang kanilang panunumpa".*** [2]

Ang galit na tulad ng nabanggit sa Banal na *Ayat* (talata) na ito, ay kabilang sa mga Katangian ng Allah ﷻ na nababagay sa Kanyang kadakilaan, kung kaya hindi maaring bigyan ng kahulugan na ang galit ng Allah ﷻ ay Kanyang kaparusahan. At hindi rin nangangahulugan na katulad ng galit ng Kanyang mga nilikha na nagdudulot sa kanila ng kahinaan. Katunayan, ang Allah ﷻ ay Bukod-Tanging walang katulad sa Kanyang mga nilikha. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَيْسَ كَمِثْلِهِ شَيْءٌ وَهُوَ السَّمِيعُ الْبَصِيرُ ﴾

***"Siya (ang Allah) ay walang katulad at walang maihahambing sa Kanya, at Siya ay Ganap na Nakakarinig, at Ganap na Nakakakita".*** [3]

(1) Surah Taha 20 : 8
(2) Surah Al-Mujadilah 58 : 14
(3) Surah Ash-Shura 42 : 11

2. Ang mga katangian ng Allah ﷻ ay ganap na walang-hanggan na umaayon sa Kanyang kadakilaan. Minsan may pagkakahawig sa katangian ng Kanyang mga nilikha, ngunit sa pangalan lamang ito at hindi sa realidad. Ang katangian ng Kanyang mga nilikha ay may hangganan, kung kaya ito ay mahina at kulang dahil ito ang likas sa kanila. Ang katangian na galit na nabanggit sa talata ng Banal na Qur'an ay hindi nangangahulugan na maaari nating ibigay ang pangalang "*Al-gadhoob*" (Ang magalitin), dahil hindi ito nabanggit sa Qur'an at Sunnah. Ang mga pangalan at mga katangian ng Allah ﷻ ay "*tawqeefeeyah*"-- dapat hihinto na lamang sa kanya at hindi na maaring higitan pa, katulad ng nabanggit sa mga talata ng Qur'an at Sunnah ng Propeta ﷺ

3. Hindi maaring alisin o itanggi (***Ta'teel)*** ang kahit anuman sa mga Pangalan at mga Katangian ng Allah ﷻ na napatunayan sa Qur'an at sa Sunnah ng Propeta ﷺ dahil ang pag-alis sa mga ito ay taliwas sa *Tawheed Al-Asma was-Sifat,* at ito ay magiging dahilan ng paglabas ng tao sa Islam. Hindi rin maaaring subukan na ipaliwanag kung papaano Siya (***Takyeef***) sa pamamagitan ng paghahalintulad at paglalarawan (***Tamtheel***).

4. Ang mga Magagandang Pangalan at Katangian ng Allah ﷻ ay hindi maaaring ipangalan sa kahit sinuman sa Kanyang mga nilikha, ngunit maaari din namang ibigay na pangalan kung lalagyan sa unahan ng katangian ng pagkaalipin (*'abd*) sa Allah ﷻ, tulad ng *Abdur-Rahman* (alipin ng *Ar-Rahman*), *Abdul-Kareem,* at *Abdul-Gafoor.* Hindi rin maaaring magpaalipin maliban sa Allah ﷻ, tulad ng *Abdun-Nabi* (alipin ng Propeta) o *Abdur-Rasool* (alipin ng Sugo).





## Nakasulat na Pagsasanay

**T1: Buuin ang mga sumusunod:**

a. Ang kahulugan ng *Al-'Uloohiyah*.

..........................................................................................................................................

..........................................................................................................................................

b. Ang kahulugan ng *Tawheed Al-'Uloohiyah*:

..........................................................................................................................................

..........................................................................................................................................

c. Ang kahulugan ng *Tawheed Al-Asmaa was-Sifaat ay paniniwala sa lahat ng nabanggit sa*: .......................... at ........................ na hindi .................................... o kaya ay .......................... o kaya ay ......................... o kaya ay ......................

d. Ang mga bagay na nagpapawalang-bisa sa *Tawheed Al-Asmaa was-Sifaat* ay ang mga sumusunod:

1. *Tahreef* – at ang kahulugan nito ay ..........................................................
2. *Ta'teel* – at ang kahulugan nito ay ..........................................................
3. *Takyeef* - at ang kahulugan nito ay ..........................................................
4. *Tamtheel* – at ang kahulugan nito ay ..........................................................

**T2. Maari bang ipangalan sa isang Muslim ang "Abdun-Nabi" o "Abdur-Rasool"?**

..........................................................................................................................................

..........................................................................................................................................

..........................................................................................................................................

..........................................................................................................................................

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | اسم | Ism | Pangalan |
| 2 | صفة | **S**ifat | Katangian |
| 3 | الكتاب | Al-Kitaab | Ang Aklat |
| 4 | السنة | As-Sunnah | Ang Pamamaraan |
| 5 | عبد | **'A**bd | Lingkod; Alipin |
| 6 | عبادة | **'I**baadah | Pagsamba |
| 7 | تحريف | Ta**h**reef | Pagbago ng kahulugan |
| 8 | تعطيل | Ta'teel | Pagtanggi |
| 9 | تكييف | Takyeef | Pagtatanong kung paano |
| 10 | تمثيل | Tam**th**eel | Paghalintulad |

## Pangatlong Aralin

# Ang Dalawang Shahadah (Pagsaksi)

### Itatagal:



Isang Oras

### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maintindihan ang kahulugan ng *Shahadah* "*Laa ilaha illal-laah.*"
- Maintindihan ang kahulugan ng Shahadah "*Muḫammadan Rasoolullaah.*"
- Mabilang ang mga kondisyon ng dalawang *Shahadah.*
- Matandaan ang mga nakasisira ng dalawang *Shahadah.*

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino

### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang una at pangalawang aralin sa yunit ng 'Aqeedah

## Ang Dalawang Shahadah (*Shahadatayn*)

Ang pundasyon ng *'Aqeedah* at ang pagtatatag ng *Tawheed* ay tumatayo at magsisimula sa *Shahadah*:


Ang Pagbigkas ng Shahadah





Ang Pagbigkas ng Shahadah

## Ang kahulugan ng Shahadah: "*La ilaha illal-lah*"

Ang Shahadah "***La ilaha illal-lah***" ay nabuo sa dalawa – **Nafee (pagtanggi) at Ithbat (pagtanggap)**. Ang unang bahagi ay ang "***La ilaha***" (walang diyos) na itinatanggi ang pagkakaroon ng kahit anong diyos na dapat sambahin. Ang pangalawang bahagi ay "***illal-lah***" (maliban sa Allah) na tinatanggap na ang Allah ﷻ lamang ang Bukod-Tanging Tunay na Diyos na may katangian ng pagka-Diyos na dapat Sambahin, kung kaya ang kahulugan ng "***La Ilaha ilal-lah***" ay "**walang diyos na may karapatang sambahin maliban sa Allah**".

Ang anyo ng Shahadah sa ganitong paraan ng pagpapahayag na nauuna ang pagtanggi sa pagtanggap sa salitang Arabe ay higit na malakas at ganap na kawastuhan ng pagsamba sa Allah ﷻ lamang, at pagtanggi ng karapatan sa pagsamba sa sinuman maliban sa Kanya. Itinatanggi din ang pagkakaroon ng katangiang pagka-diyos sa lahat maliban sa Allah ﷻ, kaya walang karapatan ang sinuman maliban sa Kanya na mag-angkin ng pagka-diyos.

Alam lahat ng mga Muslim na ang Shahadah "*La Ilaha ilal-lah*" ay ang susi ng *Jannah* (paraiso) tulad ng nabanggit sa Sunnah ng Propeta ﷺ . Ito ang dahilan kung bakit may mga Muslim na naniniwala na mabanggit lang ito ay sapat ng dahilan upang makapasok ng *Jannah*. Ngunit ito ay hindi totoo dahil sa katunayan, ang Shahadah ay mayroong mga kondisyon na dapat gampanan at mayroong mga kautusan na dapat isagawa. Kung kaya ang mga *Munafiqoon* (mga mapagkunwari) sa panahon ng Propeta ﷺ ay binabanggit din nila ang *Shahadah*, ngunit tinawag sila ng Allah ﷻ na mga sinungaling at pinaghandaan sila ng pinakamalalim na kalalagyan sa Impiyernong-Apoy.

## Ang kahulugan ng Shahadah: *Muhammadan Rasoolullah*"

Ito ay pagtanggap na katiyakan si Muhammad ﷺ ay alipin at sugo ng Allah na Kanyang isinugo sa lahat ng sangkatauhan. Kung gayon ay dapat siyang mahalin, at sundin ang lahat ng kanyang ipinag-utos, at paniniwalaan ang kanyang mga sinabi, at iwasan ang lahat ng kanyang mga ipinagbabawal at babala, at sambahin ang Allah ﷻ ayon sa kanyang dalang batas lamang, at hindi maaring ipagpalit ang kanyang salita sa salita ng kahit sinong tao.

# Ang mga kondisyon ng Shahadah
# "*La ilaha illal-lah*"

1. ***Al-'ilm* (kaalaman)**: Kinakailangan na alam ang tamang kahulugan ng *Shahadah*, na ito ay pagtanggi ng pagka-diyos ng lahat maliban sa Allah ﷻ, kaya walang may karapatang sambahin maliban sa Kanya. At hindi maaaring ialay ang pagsamba sa kahit kanino maliban sa Kanya. At dapat paniwalaan na ang lahat na sinasamba ng mga *mushrikoon* (mga nagtatambal) maliban sa Allah ﷻ ay walang katotohanan, walang kakayahang magbigay ng pinsala at magbigay ng pakinabang, at walang karapatang sambahin. Kapag sinasabi ng isang tao ang *Shahadah* ngunit hindi niya batid ang kahulugan ng ***Nafee*** (pagtanggi), at ***Ithbat*** (pagtanggap) ay hindi makapagbibigay sa kanya ng kabutihan dahil wala sa kanyang paniniwala ang mga katuruan ng kanyang sinasabi.
2. ***Al-Yaqeen* (kasiguruhan)**: Ito ay katiyakan ng sinuman na bumabanggit ng *Shahadah*. Kung siya ay may alinlangan ay walang halaga ito para sa kanya.
3. ***Al-Qabool* (pagtanggap)**: Pagtanggap sa anumang kautusan na dulot ng kanyang kahulugan. Ito ay pagsamba sa Allah ﷻ ng nag-iisa at hindi pagsamba sa lahat maliban sa Kanya, at pagtanggap at pagpatupad sa lahat ng kanyang mga kondisyon.
4. ***Al-Inqiyad* (pagkamasunurin)**: Ito ay pagpapasakop sa lahat ng kautusan na dulot ng *Shahadah*: ang pagsamba sa Allah ﷻ na nag-iisa at huwag ialay ang kahit anong uri ng pagsamba maliban sa Kanya.
5. ***As-Sidq* (pagkatotoo)**: Ito ay pagiging totoo sa paniniwala, sapagka't kapag sinasabi ng kanyang dila at hindi pinatotohanan ng kanyang puso ay wala rin halaga sa kanya at magiging *munafiq* (hipokrito) siya.
6. ***Al-Ikhlas* (sinseridad)**: Ito ay katapatan ng pagsamba sa Allah ﷻ lamang, kaya hindi dapat ialay ang pagsamba sa sinuman maliban sa Kanya. Hindi dapat layunin ng pagbigkas ng *Shahadah* ang magkamit ng makamundong bagay o kalugdan lamang ng sinuman sa mga nilikha.
7. ***Al-Hubb* (pagmamahal)**: Ito ay pagmamahal sa *Shahadah*, at pagmamahal sa anumang katuruan sa kaisahan ng Allah. Ito rin ay pagmamahal sa sinumang gumagawa nito, pagtaguyod sa lahat ng mga kondisyon, at gampanan ang mga kautusan. Ang pinakamataas na antas ng pagmamahal ay para lamang sa Allah ﷻ, kasunod ang pagmamahal para sa Propeta ﷺ at susunod ay sa sinuman na tumatahak sa kanyang gabay.



# Ang nagpapawalang-bisa sa dalawang Shahadah
## *(Nawaqidul-Islam)*

Ang nagpapawalang-bisa sa dalawang *Shahadah* ay ang hindi pagsunod sa katuruan nito, o hindi pagsagawa ng kautusan na ang Allah ﷻ lamang and dapat sambahin at pagsunod sa Propeta ﷺ kung kaya ang nagpapawalang-bisa sa dalawang *Shahadah* ay marami, ngunit ang mahalaga at madalas na nangyayari sa panahon ngayon ay ang mga sumusunod:

1. ***Shirk*** (pagtatambal): Ito ay pagbibigay ng katambal ng Allah ﷻ sa pamamagitan ng pag-alay ng kahit anong uri ng pagsamba, tulad ng *Du'a* (panalangin) sa mga Propeta, mga *Saaliheen* (mabubuting tao), at iba pa. Ito ang pinaka-malaking kasalanan na hindi patatawarin ng Allah ﷻ kapag hindi nakapagbalik-loob, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

   ﴿ إِنَّ اللَّهَ لَا يَغْفِرُ أَنْ يُشْرَكَ بِهِ وَيَغْفِرُ مَا دُونَ ذَٰلِكَ لِمَنْ يَشَاءُ وَمَنْ يُشْرِكْ بِاللَّهِ فَقَدِ افْتَرَىٰ إِثْمًا عَظِيمًا ﴾

   ***"Katiyakan, ang Allah, hindi Niya pinatatatawad ang sinumang sumamba ng iba maliban sa Kanya mula sa Kanyang mga nilikha; subalit pinatatawad Niya ang anumang kasalanan maliban sa shirk na ito, sa sinumang Kanyang nais mula sa Kanyang mga alipin. Ang sinumang nagsasagawa ng pagtatambal sa pagsamba sa Allah ay walang pag-aalinlangan na nakagawa siya ng napakalaking pagkakasala."*** [1]

2. Ang pagtatalaga ng tagapamagitan sa Allah ﷻ na nilalapitan, pinag-uukulan ng kahilingan, at pinaniniwalaan na magiging daan upang mapalapit sa Allah ﷻ, at upang mamagitan. Ang halimbawa ay paghingi ng panalangin sa mga mabubuting tao na namatay na.

3. Ang paniniwala na tama ang relihiyon ng sinumang sumusuway sa Allah ﷻ at hindi sumusunod sa batas ng Propeta Muhammad ﷺ pagkatapos siyang maging sugo, o mag-aalinlangan na mga kafir (walang-pananampalataya) ang sinumang hindi naniniwala sa Allah ﷻ at sa Kanyang Sugo ﷺ.

4. Ang paniniwala na higit na kumpleto at mahusay ang gabay ng ibang tao kaysa sa gabay ng Propeta Muhammad ﷺ, tulad ng pagpili sa batas na gawa ng tao kaysa batas ng Allah ﷻ.

5. Ang masuklam sa anumang bagay na ipinarating ng Propeta ﷺ ay *kaafir*, kahit ginagawa pa niya ito.

6. Ang pangungutya sa mga bagay na mula sa Relihiyon ng Allah, o ang Kanyang mga gantimpala at kaparusahan, o *Sunnah* ng Propeta ﷺ.

7. ***Sihr*** (salamangka, *magic*) at lahat ng uri nito. Ganoon din kung ito ay kanyang hiniling, ginawa, o kanyang naibigan.

8. Ang paniniwala na maaaring lumabas sa batas ni Propeta Muhammad ﷺ sa pamamagitan ng hindi pagsunod sa kanya, o paniniwala na may mga tao na hindi na kailangang sumunod.

9. Ang pagtalikod sa pag-aaral ng relihiyong Islam, o di kaya sa pagsasagawa nito.

Ang lahat ng sinumang makagawa ng mga bagay na ito na sinasadya o biro lang, o di kaya natatakot sa ibang tao, ay kabilang sa sumasalungat sa katuruan ng dalawang *Shahadah*, maliban sa sinuman na napilitan ngunit ang kanyang puso ay nananatili sa pananampalataya.

Ang mga bagay na ito ay kabilang sa pagsalungat sa katuruan ng dalawang *Shahadah*, ang paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ sa pagsamba sa Kanya, at pagsunod sa anumang ipinarating ng huling Propeta at Sugo na si Muhammad ﷺ.

(1) Surah An-Nisa' 4 : 48

## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Buuin ang mga sumusunod:**

A. Ang kahulugan ng *Shahadah* "***La ilaha illal-lah***":

..............................................................................................................

..............................................................................................................

B. Ang kahulugan ng *Shahadah* "***Muhammadan rasoolullah***":

..............................................................................................................

..............................................................................................................

C. Ang kahulugan ng nagpapawalang-bisa ng dalawang *shahadah*:

..............................................................................................................

**T2. Ang mga kondisyon ng Shahadah ay:**

1. ..............................................................................................................
2. ..............................................................................................................
3. ..............................................................................................................
4. ..............................................................................................................
5. ..............................................................................................................
6. ..............................................................................................................
7. ..............................................................................................................

**T3. Ang mga nagpapawalang-bisa sa dalawang Shahadah:**

1. ..............................................................................................................
2. ..............................................................................................................
3. ..............................................................................................................
4. ..............................................................................................................
5. ..............................................................................................................
6. ..............................................................................................................
7. ..............................................................................................................
8. ..............................................................................................................
9. ..............................................................................................................
10. ..............................................................................................................

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | شهادة | Shahaadah | Pagsaksi; Pagtestigo |
| 2 | شرط | Shart | Kondisyon |
| 3 | علم | 'ilm | Kaalaman |
| 4 | صدق | **S**idq | Totoo |
| 5 | إخلاص | I**kh**las | Sinseridad; Taos-puso |
| 6 | حب | **H**ubb | Pagmamahal |
| 7 | قبول | Qabool | Pagtanggap |
| 8 | النبي | An-Nabi | Ang Propeta |
| 9 | الرسول | Ar-Rasool | Ang Sugo |
| 10 | صلى الله عليه وسلم (ﷺ) | **S**allallaahu **'a**layhi wa sallam | Sumakanya nawa ang kapayapaan at pagpapala ng Allaah |

***"Ang aking nasyon ay darating sa Araw ng Paghuhukom na mayroong nagniningning na liwanag mula sa bakas ng kanilang isinagawang Wudhu' (ablusyon)."*** (1)

# Unit ng Ṯahaarah
## (Kalinisan)



(1) Bukhari at Muslim

## Talaan ng mga Nilalaman

## Unang Aralin

# Ang Kahalagahan ng Ṯahaarah

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Malaman ang kahalagahan ng kalinisan.
- Maintindihan ang ibig sabihin ng *Najasah* (karumihan).
- Malaman ang mga uri ng *Najasah*.
- Maipaliwanag ang mga uri ng tubig
- Isa-isahin ang kaasalan sa paggamit ng palikuran.
- Ikumpara ang pagkakaiba ng *Istinja* (paghuhugas gamit ang tubig) at *Istijmar* (paggamit ng lupa,bato, papel, at iba pa).



### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino

### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang unang aralin sa yunit ng 'Aqeedah

# Paunang Salita

Ang Islam ay relihiyon ng kalinisan at kadalisayan, kung kaya wala ka ng makikitang relihiyon na nagpapahalaga at nagtutulak sa tao tungo sa kalinisan na katulad sa Islam. Isinugo ng Allah ﷻ ang Propeta ﷺ upang linisin ang mga tao sa pangloob at panglabas. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ كَمَا أَرْسَلْنَا فِيكُمْ رَسُولًا مِنْكُمْ يَتْلُو عَلَيْكُمْ آيَاتِنَا وَيُزَكِّيكُمْ وَيُعَلِّمُكُمُ الْكِتَابَ وَالْحِكْمَةَ وَيُعَلِّمُكُمْ مَا لَمْ تَكُونُوا تَعْلَمُونَ ﴾

***"Katulad ng pagbibigay Namin ng biyaya sa inyo sa pamamagitan ng pagharap ninyo sa Ka'bah, nagpadala Kami ng Sugo mula sa inyo upang bigkasin ang mga malinaw na salita, na isinasaad ang pagkakaiba ng katotohanan mula sa kamalian. At upang linisin din kayo mula sa dungis ng pagtatambal at masasamang pag-uugali; at ituro sa inyo ang Aklat (Qur'an,) at ang Sunnah, at ituturo sa inyo ang mga bagay na hindi pa ninyo batid".*** [1]

**Ang ibig sabihin ng *Taharah* sa Islam:** Saklaw nito ang kadalisayan ng puso mula sa maling paniniwala tulad ng pagtatambal sa Allah ﷻ (*Shirk*), at karaniwang sakit ng mga puso ng tao tulad ng pagkamainggitin, at pagkayamot. Ganoon din ang kadalisayan ng kaisipan mula sa paniniwala sa mga pamahiin, at sa lahat ng mga nakakasagabal sa tamang pagpapasya tulad ng mga alak at bawal na gamot. Kasama na rin ang kadalisayan ng dila mula sa kasinungalingan at malalaswang pananalita. At ang kadalisayan ng katawan at mga kasuotang damit mula sa mga karumihan.

(1) Surah Al-Baqarah 2 : 151

# Ang kahalagahan ng Taharah

Ang *Taharah* ay isang kondisyon ng *Salah*. Hindi maaring mag-*Salah* ang isang Muslim na walang *Taharah*. Ang *Salah* ay haligi ng relihiyong Islam, kung kaya hindi kasapi sa Islam ang sinumang hindi nagsasagawa ng *Salah*, tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ *"Ang pagitan ng tao (Muslim) at ng Kufr (walang pananampalataya) ay ang hindi pagsasagawa ng Salah".* [1]

Dapat isagawa ng bawat Muslim ang *Salah* sa takdang oras, at hindi dapat mahuli, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ ٱلصَّلَوٰةَ كَانَتۡ عَلَى ٱلۡمُؤۡمِنِينَ كِتَٰبٗا مَّوۡقُوتٗا ﴾

***"Katotohanan, na ang Salah ay ipinag-utos sa mga mananampalataya sa takdang oras".*** [2]

Dahil dito ay nagiging malinaw na sa inyo ang kahalagahan ng *Taharah* sa buhay ng isang Muslim.

# Ang kahulugan ng *Taharah*

**Ang kahulugan ng *Taharah* sa pananalita:** Kalinisan.

**Ang kahulugan ng *Taharah* sa Islamikong pananaw:** Pag-alis ng ***Hadath*** (mga pangyayari na naglalagay sa sitwasyon na hindi maaring magsagawa ng pagsamba ang isang Muslim), at pagtanggal ng *Najis* (dumi).

# Mga uri ng tubig

Hindi magiging sapat ang *Taharah* kung hindi gagamit ng tubig, o ang kapalit ng tubig kapag wala ito. Ang tubig ayon sa tamang paggamit upang ipanglinis ay may dalawang uri:

1. **Ang tubig *At-Tahoor***: Ito ay malinis at maaring ipanglinis, tulad ng bukal, ulan, ilog, at dagat. Ang mga tubig na ito ay nananatili sa kanilang orihinal na kadalisayan at ginagamit sa paglilinis at iba pa.
2. **Ang tubig *An-Najis***: Ang tubig na nahaluan ng *Najasah* (karumihan) at ito ang nangibabaw hanggang sa mag-iba ang kulay, ang amoy, o ang lasa. Ang tubig na ito ay hindi maaaring gamitin sa paglilinis.



(1) Muslim at Ahmad
(2) Surah An-Nisa' 4:103

# Mga mabubuting asal sa pag-gamit ng palikuran

Makikita ng isang Muslim sa batas ng Allah ﷻ ang mga payo at gabay sa bawat bahagi ng kanyang pamumuhay. Ang paggamit ng palikuran (banyo/kubeta) ay kasama sa likas na gawain ng tao. May mga mabubuting asal sa Islam na kapag ginampanan ng isang Muslim ay magkakamit siya ng gantimpala. Ito ang mga sumusunod:

1. Ang lugar na ginagamit bilang palikuran ay may dingding o tabing at hindi nakikita ang *Awrah* (bahagi ng katawan na dapat itago) ng tao.
2. Hindi dapat gamitin sa tawag ng kalikasan ang daanan ng mga tao, o silong na inuupuan ng mga tao, o sa lilim ng namumungang punong-kahoy o pinanggagalingan ng tubig.
3. Hindi dapat dalhin sa loob ng palikuran ang bagay na may pangalan ang Allah ﷻ.
4. Bigkasin ang *Du'a na ito* bago pumasok sa palikuran: *"Allahumma inni a'oodhu bika minal-khubthi wal khaba'ith".* [1] (*"O Allah, tunay na ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa masasama at mga demonyo").* At sa paglabas naman ay bigkasin ang du'a na: *"Gufranak"* [2] (*"Patawarin Mo ako [O Allah]"*).
5. Mauuna ang kaliwang paa sa pagpasok, at kanang paa naman sa paglabas.
6. Huwag humarap o tumalikod sa *Qiblah* (Direksyon ng Ka'bah sa Makkah) sa oras ng paggamit ng palikuran kapag nasa labas ng bahay tulad ng disyerto.
7. Iwasang matalsikan ng ihi o mapahiran ng dumi ang damit at katawan.
8. Huwag magsasalita sa panahon ng paggamit ng palikuran.
9. Ang kaliwang kamay ang gagamitin sa paghugas ng tubig (*Istinja*) at sa pagpahid ng tisyu o bato (*Istijmar*).
10. Panatilihing malinis ang palikuran bago umalis kagaya ng kung paano ito natagpuan bago gamitin.




(1), (2) Isinalaysay ni Bukhari

## Ang *Istinja* at *Istijmar*

**Al-Istinja:** Ito ang paggamit ng tubig sa paglilinis ng puwerta at ari.

**Al-Istijmar:** Ito ang paggamit ng bato o papel tulad ng tisyu sa pagpunas ng puwerta at ari upang linisin ang anumang dumi o ihi.

Higit na mabuti kapag pinagsama ang *Istijmar* at *Istinja*. Punasan muna ng tatlong ulit (Istijmar) gamit ang bato o tisyu at pagkatapos ay hugasan ng tubig (Istijmar). Hindi maaaring gumamit ng mga buto o natuyong dumi ng hayop para ipang-punas.

## Mga uri ng *Najis* (dumi)

Ang mga uri ng *Najis* na dapat lilinisin ng bawat Muslim ay:

1. ***Al-Maytah***: Ang hayop na namatay na hindi nakatay sa pamamaraan ng Islam ay hindi maaring kainin, maliban sa mga patay na hayop na nagmumula sa dagat (gaya ng isda).
2. ***Ad-Dam*** (dugo). Maliban sa atay at lapay.
3. Ang maruming bagay mula sa tao, tulad ng tae, ihi at suka.
4. ***Al-Wadi***: likidong puti na lumalabas pagkatapos umihi sanhi ng sakit o sanhi ng hindi makadumi.
5. ***Al-Madhi***: likidong puti na lumalabas sanhi ng pagnanasa at pagkalibog.
6. ***Al-Khinzeer*** (baboy): at lahat na nanggaling dito ay hindi maaring kainin o gamitin.
7. Ang aso.
8. Ang mga mababangis na hayop o ibon tulad ng leon, tigre, lawin, at agila.
9. ***Al-Khamr*** (mga nakakalasing): bawal inumin o di kaya'y ipang-gamot.

Kapag napunta ang mga *Najis* na ito sa damit, katawan, o sa isang lugar ay alisin kapag buo o solido, pagkatapos ay hugasan ang lugar na ito. Kapag hindi naman buo o likido tulad ng dugo o ihi ay hugasan hanggang sa matanggal ang kulay at amoy nito.



## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Buuin ang mga sumusunod:**

a) Ang kahulugan ng *Taharah* sa pananalita ay: ..........

b) Ang kahulugan ng *Taharah* sa Islamikong pananaw ay: ..........

..........

..........

c) Ang tubig na *Tahoor* ay: ..........

d) Ang tubig na *Najis* ay: ..........

e) Ang *Istinja* ay: ..........

f) Ang *Istijmar* ay: ..........

**T2. Ano ang mga uri ng *Najis* na dapat iwasan ng bawat Muslim?**

1. ..........
2. ..........
3. ..........
4. ..........
5. ..........
6. ..........
7. ..........
8. ..........
9. ..........

**T3. Kailan magiging *Najis* ang tubig?** ..........

..........

**T4. Banggitin ang pito sa mga pamamaraan sa paggamit ng palikuran:**

1. ..........
2. ..........
3. ..........
4. ..........
5. ..........
6. ..........
7. ..........

## Mga Bagong Salita at Termino

| No. | Arabik | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | طهارة | Tahaarah | Kalinisan |
| 2 | طاهر | Taahir | Malinis |
| 3 | نجاسة | Najaasah | Karumihan |
| 4 | نجس | Najis | Madumi |
| 5 | ماء | Maa' | Tubig |
| 6 | استنجاء | Istinjaa' | Paglilinis gamit ang tubig |
| 7 | استجمار | Istijmaar | Paglilinis gamit ang papel, tissue, bato, atbp. |
| 8 | دم | Dam | Dugo |
| 9 | خنزير | **Kh**inzeer | Baboy |
| 10 | ميتة | Maytah | Patay na hayop |

## Pangalawang Aralin

# Ang Wudhu'

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Talakayin ang mga *sunan al-Fitrah* (Ang likas na pamamaraan).
- Malaman ang pagkakaiba ng *Hadath Akbar* at *Hadath Asghar*.
- Matandaan ang mga kondisyon ng *Wudhu'*.
- Maipaliwanag ang mga obligado ng *Wudhu'*
- Isa-isahin ang mga Sunnah ng *Wudhu'*.

### Kabuuan ng Aralin:



- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang unang aralin sa yunit ng *Tahaarah*

### Kaakibat na pag-aaral:

- Ang unang aralin sa yunit ng *Athkarus-Salah*

## Sunan al-Fitrah: (Ang likas na pamamaraan)

Ang *Sunan al-Fitra* ay ang malinaw na pangangalaga ng Islam sa personal na kalinisan ng katawan at kagandahan ng anyo bilang isang tao, tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ: "*Ang limang uring ito ay kasama sa Al-Fitrah: Ang pag-ahit ng buhok mula sa pribadong bahagi ng katawan, ang pagtutuli, pagtabas ng bigote, pagbunot ng balahibo sa kilikili, at pagputol ng mga kuko*". [1]

Kung kaya ang mga *Sunan al-Fitrah* ay dapat pagsikapang gawin ng isang Muslim.

1. Pagtutuli
2. Pagtabas ng bigote
3. Pag-ahit ng balahibo mula sa pribadong ari
4. Pagbunot ng balahibo sa kilikili
5. Pagputol ng mga kuko



(1) Isinalaysay ni Bukhari at Muslim

# Ang mga uri ng *Hadath* at ano ang dapat gawin kapag nagka-*Hadath*

Batid natin sa unang aralin ang kahulugan ng *Taharah* sa Islamikong pananaw, na ito ay ang pagtanggal ng *Hadath* at *Najis*. Kung gayon, ano ang tinatawag na *Hadath*? Ano ang mga uri nito? At sa paanong paraan tatanggalin ito?

**Ang *Hadath* ay**: mga pangyayari na naglalagay sa tao sa sitwasyon na nagiging bawal sa kanya ang pagsasagawa ng mga *'Ibaadah* (pagsamba) sa Allah ﷻ tulad ng Salah at pagbabasa ng Qur'an hanggang sa makalabas siya sa ganoong kalagayan sa pamamagitan ng paglilinis. Ito ay may dalawang uri:

1. ***Al-Hadath Al-Akbar*** (malaking *Hadath*): Kailangang maligo (*ghusl*) kapag nangyari ang mga ito, gaya halimbawa ng pakipagtalik sa asawa (*junub*), buwanang-dalaw (*haydh*), at dugo na sanhi ng panganganak (*nifas*).
2. ***Al-Hadath Al-Asghar*** (maliit na *Hadath*): Kailangang maghugas (*Wudhu'*) kapag nangyari ang mga ito, tulad halimbawa kung mayroong lumabas sa dalawang daanan (puwerta at ari) at kapag nakatulog.

Sa araling ito ay malalaman mo ang mga alituntunin ng *Wudhu'* dahil sa kahalagahan nito sa paghahanda sa Salah, at malalaman din natin ang tungkol sa *Ghusl* at mga alituntunin nito sa susunod na aralin, Insha' Allah.



# Ang *Wudhu'*

Kapag hindi Junub ang isang Muslim ay hindi na kailangang maligo upang maging malinis sa pagsasagawa ng Salah, ngunit dapat siyang mag-*Wudhu'* para sa Salah tulad ng sinabi ng Allah سبحانه وتعالى:

﴿ يَا أَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُوا إِذَا قُمْتُمْ إِلَى الصَّلَاةِ فَاغْسِلُوا وُجُوهَكُمْ وَأَيْدِيَكُمْ إِلَى الْمَرَافِقِ وَامْسَحُوا بِرُءُوسِكُمْ وَأَرْجُلَكُمْ إِلَى الْكَعْبَيْنِ وَإِنْ كُنْتُمْ جُنُبًا فَاطَّهَّرُوا ﴾

> **"O kayong mga mananampalataya! Kapag kayo ay nagnanais na magsagawa ng Salah, hugasan ninyo ang inyong mga mukha, at ang inyong mga kamay hanggang siko, at pahiran ninyo ng tubig ang inyong mga ulo, at hugasan ang inyong mga paa hanggang bukung-bukong. At kapag kayo ay junub ay maglinis kayo (sa pamamagitan ng pagligo)".**[1]

Ang *Wudhu'* ay *wajib* (obligado) din sa *tawaf* (pag-ikot) sa palibot ng *Ka'bah* at sa pagbabasa ng Qur'an mula sa *Mushaf* (aklat). Kanais-nais din sa isang Muslim ang pagsasagawa ng *Wudhu'* sa lahat ng pagkakataon lalung-lalo na bago matulog at pagkatapos makipagtalik sa asawa kapag nais niyang ipagpaliban muna ang pagligo sa bandang huli.

Ang *Wudhu'* ay paghugas ng nakalabas na bahagi ng katawan gaya ng mukha, dalawang kamay, dalawang paa, at pagpahid sa ulo tulad ng ipinaliwanag ng talata sa itaas.

# Ang mga kondisyon ng *Wudhu'*

Mayroong mga kondisyon ang *Wudhu'* na hindi magiging tama kapag wala ito. Ang mga ito ay:

1. ***Al-Islam***: kung kaya hindi dapat sa mga *kaafir*.
2. ***An-Niyyah***: Ang layunin na gumawa ng pagsamba na kinakailangan ng *Taharah* tulad ng Salah, o ang layunin na tanggalin ang *Hadath* at hindi upang magpalamig o maging masigla lamang, o pagtanggal lang ng dumi sa katawan.
3. ***Al-Aql***: tamang kaisipan, kung kaya hindi puwede sa mga wala sa tamang pag-iisip.
4. **Ang tubig ay *Tahoor***: malinis at puwedeng ipanglinis.
5. Tanggalin ang mga bagay na hahadlang upang mabasa ng tubig ang balat ng katawan maliban na lang kung mayroong sapat na dahilan tulad ng balangkat o benda sa bahagi ng paa o braso. Ang mga ito ay pinapahiran lamang ng basang kamay sa ibabaw.



(1) Surah Al-Ma'idah 5 : 6

# Ang mga obligado sa pagsagawa ng Wudhu’

Ang tinutukoy na obligado (*fardh*) sa *Wudhu’* ay ang mga bahagi ng katawan na dapat hugasan. Ito ay nabanggit sa talata ng Banal na Qur’an. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَا أَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُواْ إِذَا قُمْتُمْ إِلَى الصَّلاةِ فاغْسِلُواْ وُجُوهَكُمْ وَأَيْدِيَكُمْ إِلَى الْمَرَافِقِ وَامْسَحُواْ بِرُؤُوسِكُمْ وَأَرْجُلَكُمْ إِلَى الْكَعْبَينِ وَإِن كُنتُمْ جُنُباً فَاطَّهَّرُواْ وَإِن كُنتُم مَّرْضَى أَوْ عَلَى سَفَرٍ أَوْ جَاء أَحَدٌ مَّنكُم مِّنَ الْغَائِطِ أَوْ لاَمَسْتُمُ النِّسَاء فَلَمْ تَجِدُواْ مَاء فَتَيَمَّمُواْ صَعِيداً طَيِّباً فَامْسَحُواْ بِوُجُوهِكُمْ وَأَيْدِيكُم مِّنْهُ مَا يُرِيدُ اللّهُ لِيَجْعَلَ عَلَيْكُم مِّنْ حَرَجٍ وَلَكِن يُرِيدُ لِيُطَهَّرَكُمْ وَلِيُتِمَّ نِعْمَتَهُ عَلَيْكُمْ لَعَلَّكُمْ تَشْكُرُونَ ﴾

***“O kayong mga mananampalataya kapag kayo ay nagnanais na magsagawa ng Salah, hugasan ninyo ang inyong mga mukha, at ang inyong mga kamay hanggang siko, at pahiran ninyo ng tubig ang inyong mga ulo, at hugasan ang inyong mga paa hanggang bukung-bukong. At kapag kayo ay junub ay maglinis kayo (sa pamamagitan ng paliligo).***

***At kung kayo ay maysakit o di kaya’y naglalakbay o gumamit ng palikuran o nakipagtalik sa mga asawa at wala kayong matagpuang tubig ay gawin ang Tayammum sa pamamagitan ng malinis na lupa at ipapahid sa inyong mga mukha at mga kamay. Hindi nais ng Allah na pahirapan kayo bagkus nais Niyang maging malinis at dalisay kayo at upang maging ganap ang Kanyang biyaya para sa inyo, upang kayo ay magkaroon ng pagpapasalamat”.*** [1]

### Ang mga *Fardh* sa *Wudhu’* na hindi magiging tama kapag nawala ang isa sa mga ito ay:

1. Paghugas ng buong mukha na kasama na rin ang pagmumog at pagsinghot ng tubig, sapagkat ang bibig at ilong ay kasama sa tinatawag na mukha.
2. Paghugas ng kamay hanggang siko, dahil sinabi ng Allah ﷻ: “***at inyong mga kamay hanggang siko***”. [2]
3. Pagpahid ng buong ulo kasama na rin ang dalawang tainga, tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ: *“Ang dalawang tainga ay kasama sa ulo”.* [3]
4. Paghugas ng dalawang paa hanggang bukung-bukong, dahil sinabi ng Allah: “***at hugasan ang inyong mga paa hanggang bukung-bukong***”. [4]
5. ***At-Tarteeb***: Kailangang maayos ang pagkasunud-sunod tulad ng paghugas ng mukha, pagkatapos ay ang dalawang kamay, pagpahid sa ulo at isunod ang paghugas ng dalawang paa.
6. ***Al-Muwaalat***: Ito ay paghugas ng mga bahagi ng katawan ng tuluy-tuloy at sunud-sunod ng hindi mapuputol ang pagitan hanggang sa matuyo.

(1) Surah Al-Ma’idah 5 : 6
(2) Surah Al-Ma’idah 5 : 6
(3) Isinalaysay ni Imam Ahmad at mga angkan ng Sunnah maliban kay Nisaa’i
(4) Surah Al-Ma’idah 5 : 6

# Mga Sunnah ng Wudhu'

Inirerekomenda ang pagiging masigasig sa pagsasagawa ng mga *Sunnah* na nabanggit mula sa Propeta ﷺ upang maging ganap ang *Wudhu'* at higit na malaki ang gantimpala. Ang mga Sunnah na ito ay:

1. ***As-Siwak***: Inirerekomendang gamitin sa oras ng pagmumog.
2. Paghugas ng dalawang kamay bago mag-*Wudhu'* ng tatlong ulit.
3. Simulan sa pagmumog at sisinghot ng tubig muna bago maghugas ng mukha. Ang hindi nag-aayuno ay inirerekomendang magmumog ng mabuti.
4. Suklayin ng mga daliri ang balbas, at ipadaan din ang mga daliri sa mga singit ng mga daliri ng kamay at paa.
5. ***At-Tayamun***: Mag-umpisa sa kanan bago ang kaliwa sa lahat ng mga bahagi ng katawan.
6. Ang bawat bahagi ng katawan ay hugasan ng tatlong ulit maliban sa ulo, sapagkat isang ulit lang ang *wajib*, at huwag lalampas ng tatlong ulit.
7. Pagkatapos ng *Wudhu'* ay bigkasin ang *Tashahhud* (pagsaksi) at mag-*Du'a* (manalangin) tulad ng nabanggit mula sa Propeta ﷺ:

***"Ash-hadu an la ilaha illal-lah, wahdahu la shareeka lah, wa ash-hadu anna Muhammadan 'abduhu wa rasooluh. Allahummaj-'alni minat-taw-wabeen, waj-'alni minal-mutatah-hireen".***

***"Ako ay sumasaksi na walang sinuman ang may karapatang sambahin maliban sa Allah, wala Siyang katambal. At ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Kanyang lingkod at Sugo. O Allah, gawin Mo po akong kasama sa mga nagbabalik-loob sa Iyo at gawin Mo po akong kasama sa mga malilinis at dalisay."*** (1)



(1) Isinalaysay ni Al-Tirmidhi at kinumpirma ni Al-Albani

# Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Buuin ang mga sumusunod:**

a) Ang mga Sunan al-Fitrah ay:

1. .................................... 2. ....................................................

3. .................................... 4. ....................................................

5. ....................................

b. Ang Hadath Akbar ay gaya ng: .................... at kinakailangan ang: ...............

c. Ang Hadath Asgar ay gaya ng: .................... at kinakailangan ang: ...............

d. Ang mga kondisyon ng Wudhu':

1. .................................... 2. ....................................................

3. .................................... 4. ....................................................

5. ...........................................................................................................

**T2. Kilalanin ang *Fardh* at *Sunnah* sa mga sumusunod sa pamamagitan ng paglagay ng titik (F) sa tapat ng *Fardh*, at titik (S) sa tapat ng *Sunnah* na dapat isagawa sa oras ng pag-*Wudhu'*:**

| Nu. | Mga Gawain | (F) o (S) |
|---|---|---|
| 1 | Paghugas ng mukha. | |
| 2 | Ang tatlong ulit na paghuhugas sa bawat bahagi ng katawan. | |
| 3 | As-Siwak. | |
| 4 | Paghugas ng dalawang kamay hanggang siko. | |
| 5 | Paghugas ng dalawang kamay ng tatlong ulit bago mag-Wudhu'. | |
| 6 | Pagpahid ng ulo. | |
| 7 | Ang pagmumog at pangsinghot ng tubig bago maghugas ng mukha. | |
| 8 | At-Tayaamun: paggamit ng kanan muna. | |
| 9 | Paghugas ng dalawang paa hanggang bukong-bukong. | |
| 10 | Pagsuklay ng balbas gamit ang mga daliri, at mga singit ng kamay at paa. | |
| 11 | Ang tuloy-tuloy na paghugas. | |
| 12 | Ang Tashahhud at Du'a pagkatapos mag-Wudhu'. | |
| 13 | Ang maayos na pagkasunud-sunod. | |

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | شمال | Shimaal | Kaliwa |
| 2 | يمين | Yameen | Kanan |
| 3 | مضمضة | Ma**dh**ma**dh**ah | Pagmumog / Paglilinis ng bibig |
| 4 | استنشاق | Istinshaaq | Pagsinghot ng tubig sa ilog |
| 5 | نية | Niyah | Intensyon |
| 6 | جنابة | Janaabah | Karumihan na sanhi ng pakikpagtalik sa asawa o paglabas ng semilya. |
| 7 | حدث | **H**adath | Isang pangyayari na naglalagay sa isang muslim sa kalagayan ng karumihan. |
| 8 | وضوء | Wu**dh**u' | Paghuhugas / Ablusyon |
| 9 | غسل | **Gh**usl | Paliligo |
| 10 | خِتَان | **Kh**itaan | Pagtutuli |

# Pangatlong Aralin

## Ang Pagsasagawa ng Tamang Wudhu', at mga Bagay na Makasisira Dito

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maipaliwanag ang pagsasagawa ng tamang *Wudhu'*.
- Pagsasagawa ng tamang *Wudhu'*.
- Malaman ang mga nakakasira sa *Wudhu'*.
- Maisaulo ang mga *Thikr* ng *Wudhu'*.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Ginagawang Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang unang at pangalawang aralin sa yunit ng *Tahaarah*

# Mga hakbang ng kumpletong pagsasagawa ng *Wudhu'*

1. Ang ***Niyyah*** na magsasagawa ng *wudhu'*, at ito ay isinasapuso lamang at hindi binibigkas.
2. Bigkasin ang ***"Bismillah"***.



















3. Hugasan ang dalawang kamay hanggang sa pulso ng tatlong ulit at basain din ang mga singit ng mga daliri.
4. Pagmumog at pagsinghot ng tubig ng tatlong ulit. Gamitin ang kanang kamay sa pagsinghot, kaliwa naman kapag isisinga.
5. Hugasan ang mukha gamit ang dalawang kamay ng tatlong ulit.
6. Hugasan ang kanang kamay kasama hanggang siko ng tatlong ulit.
7. Hugasan ang kaliwang kamay kasama hanggang siko ng tatlong ulit.
8. Ipahid ang mga basang kamay sa ulo kasama ang dalawang tenga, umpisa sa unahan papunta sa batok at ibalik muli sa unahan, isang ulit. Kasama sa pagpahid sa ulo ang paglinis ng loob ng tenga gamit ang hintuturo, at sa labas ng tenga gamit ang hinlalaki.
9. Hugasan ang kanang paa hanggang bukung-bukong ng tatlong ulit. Hugasan ang kaliwang paa hanggang bukung-bukong ng tatlong ulit. Basain din ng tubig ang mga singit ng mga daliri.

Pagkatapos ay inirerekomenda ang pagbigkas ng *Du'a* na ito:

> ***"Ash-hadu an la ilaha illal-lah, wah-dahu la shareeka lah,***
> ***wa ash-hadu anna Muhammadan 'abduhu wa rasooluh.***
> ***Allahum-maj-'alni minat-tawwabeen, waj-'alni minal-mutatah-hireen."***
>
> *"Ako ay sumasaksi na walang sinuman ang may karapatang sambahin maliban sa Allah, wala Siyang katambal. At ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Kanyang alipin at Sugo. O Allah, gawin Mo po akong kasama sa mga nagbabalik-loob sa Iyo at gawin Mo po akong kasama sa mga malilinis at dalisay".*


Ang Pagsasagawa ng Wudhu'


Ang Pagsasagawa ng Wudhu'

# Ang mga nakasisira ng *Wudhu'* (*Nawaqidul-Wudhu'*)

Ang ibig sabihin ng nakasisira ng *Wudhu'* ay ang nagpapawalang bisa sa *Wudhu'*. Kapag nasira ang *Wudhu'* kinakailangang gawin ulit ito bago magsagawa ng mga gawaing pagsamba na nangangailangan ng Wudhu' tulad ng Salah, *Tawaf* sa Ka'bah at pagbabasa ng Banal na Qur'an.

**Ang mga sumusunod ay nakakasira ng Wudhu':**

1. Lahat ng lumalabas sa puwerta at ari tulad ng dumi, ihi, hangin, at dugo.
2. Pagkawala ng pag-iisip dahil sa pagkabaliw, nawalan ng malay o di kaya ay mahimbing na pagtulog at wala ng nararamdaman sa paligid.
3. Pagiging *Murtad*, o pagbaliktad at paglisan sa Islam (tayo ay nagpapakupkop sa Allah mula sa *riddah*).
4. Paghawak ng *Awrah*: ang puwerta o ari na walang sapin.
5. Pagkain ng karne ng kamelyo.
6. Kapag lumampas na ang oras ng pagpahid ng medyas. Ito ay tatlong araw at tatlong gabi para sa manlalakbay at isang araw at isang gabi para sa residente.

Kapag ang isang Muslim ay nakapag-*Wudhu'* na at handa ng mag-Salah ngunit nangyari ang anuman sa nabanggit na nakasisira ng *Wudhu'* tulad ng paglabas ng hangin (utot) ay dapat siyang mag- *Wudhu'* ulit kahit siya ay nagsa-Salah na. Dapat niyang putulin ang kanyang Salah at magsagawa ng panibagong *Wudhu'* .

Kapag hindi nasira ang *Wudhu'* ay maaaring mag-Salah ng higit pa sa isang Salah, ngunit higit na mabuti ang bawat Salah na may panibagong *Wudhu'* .

Mayroon pang ibang nakasisira ng *Wudhu'* ngunit hindi na sapat ang panibagong *Wudhu'* kundi kinakailangan ng ***Ghusl*** (paliligo) tulad ng *Janabah* (nakipagtalik), ***Haydh*** (regla), at *Nifas* (dugo sanhi ng panganganak). Insha' Allah maipapaliwanag natin ang detalye nito sa pagdating natin sa Aralin ng ***Ghusl***.



# Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Buuin ang mga sumusunod:**

a) Bago mag-umpisa ng *wudhu*, bigkasin ang: ……………………………………

b) Pagkatapos ng *wudhu'*, inirerekomenda na bigkasin ang du'a na:

……………………………………………………………………………………

……………………………………………………………………………………

……………………………………………………………………………………

**T2. Ano ang ibig sabihin ng "Nakakasira ng *wudhu*"?**

……………………………………………………………………………………

**T3. Kabilang sa mga nakakasira ng *Wudhu'* ay:**

1. ……………………………………………………………………………
2. ……………………………………………………………………………
3. ……………………………………………………………………………



# Ginagawang Pagsasanay

Hilingin ng guro sa mag-aaral na magsagawa ng tama at kumpletong *Wudhu'*. Pagkatapos ay magtanong tungkol sa pamamaraan ng *Wudhu'*, at itama ang mga kamalian ng mag-aaral. Ulit-ulitin ang pagsasanay hanggang hindi na siya nangangamba sa kakayahan ng mag-aaral sa pagsasagawa ng tamang *Wudhu'*.



## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | عورة | ‘Awrah | Pribadong parte ng katawan na kailangang takpan |
| 2 | يد | Yad | Kamay |
| 3 | وجه | Wajh | Mukha |
| 4 | فم | Fam | Bunganga |
| 5 | قدم | Qadam | Paa |
| 6 | لحية | Lihyah | Balbas |
| 7 | أنف | Anf | ilong |
| 8 | كعب | Ka`b | Bukongbukong |
| 9 | مرفق | Mirfaq | Siko |
| 10 | مسح | Mas-h | Pagpunas |

*"Manalangin (Salah) kayo katulad ng kung paano ninyo ako nakitang manalangin."* [1]

# Yunit ng Salah
## (Pagdarasal)



(1) Saheeh Bukhari

## Talaan ng mga Nilalaman

# Unang Aralin

## Ang Salah

### Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maipaliwanag ang kahulugan ng Salah.
- Maramdaman ang kahalagahan ng Salah.
- Pag-usapan ang alituntunin ng Salah sa Islam.
- Matandaan ang mga Kondisyon ng Salah.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang unang aralin sa yunit ng *Ṯahaarah*

### Kaakibat na pag-aaral:

- Ang unang aralin sa yunit ng *Athkaarus-Salah*

# Ang Kahulugan ng Salah

Ang Salah ay sumasakop sa maraming uri ng pagsamba tulad ng pagtayo, pagyuko, pagpatirapa, pagbasa ng Banal na Qur'an, panalangin, at pagpuri sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagbigkas ng "*Subhan Allah*", "*Allaahu Akbar*", at "*Al-hamdu Lillaah*". Ang Salah ay matatagpuan din sa lahat ng mga batas ng mga naunang Sugo.

**Ang literal na kahulugan ng Salah ay**: *Du'a* (panalangin).

**Ang kahulugan naman ng Salah sa Islamikong pananaw ay**: ang pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng natatanging mga salita at mga gawa na nag-uumpisa sa pagbigkas ng "*Allaahu Akbar*", at nagtatapos sa pagbigkas ng "*As-salaamu alaykum wa rahmatullaah*".

# Ang kahalagahan ng Salah

Ang Salah ay ang ikalawang haligi ng Islam. Ito ay obligado sa bawat Muslim na nasa tamang gulang at pag-iisip, lalaki man o babae. Sinuman ang hindi magsagawa ng Salah ay isang *kaafir* (walang pananampalataya, hindi Muslim). Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ *"Ang pagitan ng isang tao patungo sa pagtatambal (shirk) at pagiging walang-pananampalataya (kufr) ay ang hindi pagsasagawa ng Salah".* [1]

Ang Hadith na ito ay sapat ng paliwanag ng kahalagahan ng Salah, na kung kaya marami sa mga 'Ulama (paham ng Islam) ang gumagamit nito bilang katibayan na ang mga hindi nagsasagawa ng Salah ng sinasadya o dahil sa katamaran, kahit pa inaamin nila na ito ay obligado, ay nasa labas na ng Islam. Walang itinuturing na uri ng pagsamba ang mga 'Ulama na kapag iniwanan ay magiging *kaafir* ang isang Muslim maliban sa Salah. Ang Salah ay haligi ng relihiyong Islam, at sinuman ang hindi magsagawa ng Salah ay winasak na niya ang kanyang Islam. Maraming mga talata mula sa Banal na Qur'an ang nagpapatunay sa kautusan ng pagsasagawa ng Salah na ang tinutukoy ay ang pag-iingat nito sa pagsasagawa sa tamang oras, tulad ng sinasabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ الصَّلاَةَ كَانَتْ عَلَى الْمُؤْمِنِينَ كِتَاباً مَّوْقُوتاً ﴾

"***Walang pag-aalinlangan na ang As-Salah ay ipinag-utos sa mga mananampalataya sa takdang oras***". [2]

Sinabi rin ng Allah ﷻ:

﴿ حَافِظُواْ عَلَى الصَّلَوَاتِ والصَّلاَةِ الْوُسْطَى وَقُومُواْ لِلّهِ قَانِتِينَ ﴾
﴿ فَإنْ خِفْتُمْ فَرِجَالاً أَوْ رُكْبَاناً فَإِذَا أَمِنتُمْ فَاذْكُرُواْ اللّهَ كَمَا عَلَّمَكُم مَّا لَمْ تَكُونُواْ تَعْلَمُونَ ﴾

"***At pangalagaan ninyo ang (limang obligadong) Salah at ang panggitnang Salah ('Asr). At tumayo kayo sa (harap ng) Allah ng may tapat (o taimtim) na pagsunod. At kung inyong pinangangambahan (ang inyong mga kaaway), magkagayon kayo ay magdasal ng naglalakad (o nakatayo) o nakasakay. Subalit kung kayo ay nasa payapang kalagayan, inyong alalahanin ang Allah (sa mga itinakdang oras ng pagdarasal) sapagkat kayo ay kanyang tinuruan ng anupamang hindi ninyo nalalaman.***" [3]

(1) Muslim at iba pa
(2) Surah An-Nisa' 4 : 103
(3) Surah Al-Baqarah 2: 238-239

Makikita mo sa talatang ito ang paliwanag na dapat isagawa ng isang Muslim ang Salah sa takdang oras at hindi niya maaaring ipagpaliban kahit sa panahon ng pagkatakot, paglalakbay, o may sakit. Sa madaling salita, kinakailangang isagawa ang Salah sa kahit anong posisyon na kaya niya: nakatayo, nakaupo o nakahiga. Walang Muslim ang malaya sa obligasyon ng Salah maliban kung mawalan na siya ng matinong pag-iisip dahil sa pagkabaliw, sobrang katandaan o *"Alzheimer's Disease"*, o kapag dumating sa isang babae ang buwanang dalaw (*haydh*) at dugo na sanhi ng panganganak (*nifas*).

Katotohanan na maraming mga talata ng Qur'an ang humihikayat sa pagsasagawa ng Salah at nagpapaliwanag ng walang pag-aalinlangan na ang Salah ang dahilan ng tagumpay ng tao dito sa mundo at sa huling araw. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قَدْ أَفْلَحَ مَن تَزَكَّى,وَذَكَرَ اسْمَ رَبِّهِ فَصَلَّىٰ ﴾

"***Katiyakan, magtatagumpay ang sinumang nililinis niya ang kanyang sarili mula sa mga masasamang pag-uugali, at inaalaala niya ang pangalan ng kanyang Rabb na Tagapaglikha, at isinasagawa niya ang pagsa-Salah sa tamang oras nito.***" [1]

At sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قَدْ أَفْلَحَ الْمُؤْمِنُونَ,الَّذِينَ هُمْ فِي صَلَاتِهِمْ خَاشِعُونَ ﴾

"***Katiyakan, nagtagumpay ang mga naniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo na sumusunod sa Kanyang batas. Na ang kanilang mga katangian ay sila, sa kanilang pagsasagawa ng Salah, ay punung-puno ng pagkatakot.***" [2]

At sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَالَّذِينَ هُمْ عَلَىٰ صَلَوَاتِهِمْ يُحَافِظُونَ,أُوْلَٰئِكَ هُمُ الْوَارِثُونَ,الَّذِينَ يَرِثُونَ الْفِرْدَوْسَ هُمْ فِيهَا خَالِدُونَ ﴾

***"At sila na patuloy sa pagsasagawa ng Salah sa mga oras na itinakda para rito at ayon sa tamang pamamaraan na itinuturo ni Propeta Muhammad, Sila ang mga mananampalataya na mamanahin nila ang Al-Jannah, na siyang magmamana ng mga matataas na antas sa Al-Jannah at ang kalagitnaan nito, na sila ay mananatili roon na wala ng katapusan ang kanilang kaligayahan."*** [3]

Ang hindi pagsasagawa ng Salah ay magiging dahilan ng pagpasok sa impiyernong-apoy. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ مَا سَلَكَكُمْ فِي سَقَرَ قَالُوا۟ لَمْ نَكُ مِنَ ٱلْمُصَلِّينَ ﴾

"***Ano ba ang naging sanhi ng inyong pagpasok sa Impiyerno, na sinanhi na malasap ninyo ang init nito? Sasabihin nila: Hindi kami kabilang sa mga yaong nagsasagawa ng pagsa-Salah sa daigdig***". [4]

(1) Surah Al-A'la 87 : 14-15
(2) Surah Al-Mu'minun 23 : 1-2
(3) Surah Al-Mu'minun 23: 9-11
(4) Surah Al-Muddaththir 74: ayat 42-43

Kabilang sa mga katibayan ng kahalagahan ng Salah ay ipinag-utos ito doon sa kalangitan noong gabi ng *Isra' wal-Mi'raj* (paglakbay ng Propeta Muhammad ﷺ mula sa Makkah patungong Jerusalem at pag-akyat sa kalangitan), galing sa Allah ﷻ na direktang ibinigay kay Propeta Muhammad ﷺ ng walang namagitan, habang ang mga ibang pagsamba sa Allah ﷻ ay dito ipinag-utos sa lupa sa pamamagitan ng rebelasyon na dala-dala ni Anghel Jibreel عليه السلام.

Ang Salah ang unang ipinag-utos sa lahat ng uri ng pagsamba sa Allah ﷻ. Ito ay ipinag-utos sa Makkah bago mag-*Hijrah* (pangingibang-bayan), samantala ang lahat ng batas ng Islam na pagsamba at mga alituntunin ay ipinag-utos pagkatapos ng *Hijrah*.

Kabilang din na katibayan ng kahalagahan ng Salah ay ipinag-utos ng Propeta ﷺ ang pagsasanay ng mga kabataan na magsagawa ng Salah sa gulang na pitong taon kahit na hindi pa sila dumating sa tamang gulang. Sinabi ng Propeta ﷺ *"Pag-utusan ang inyong mga anak na magsagawa ng Salah pagdating nila ng pitong taong gulang, at pagdating sa gulang na sampung taon ay paluin sila kapag ayaw magsagawa ng Salah, at paghiwalayin sila ng tulugan".* [(1)] Ito ay upang masasanay sila sa pagsasagawa ng Salah at maturuan sila upang pangalagaan ito.

Kabilang sa kahalagahan ng Salah ay ang sinabi ng Propeta ﷺ: *"Ang unang itatanong sa tao sa araw ng paghuhukom ay ang Salah, kung kaya kapag tinanggap ay siya ay tatanggapin at ang lahat ng kanyang mga gawa, at kapag tinanggihan ay tatanggihan din ang lahat ng kanyang gawa".* [(2)] Kung kaya, ang katanggap-tanggap na Salah ng isang Muslim ang kondisyon upang tanggapin ang iba pa niyang mabubuting gawain.

At ang Salah ang kahuli-hulihang bilin na inulit-ulit ni Propeta Muhammad ﷺsa kahulihulihan ng kanyang buhay bago siya namatay. Sinabi niya *"Ang Salah, Ang Salah …"* [(3)] ng paulit-ulit hanggang sa huling hibla ng kanyang buhay.



(1) Isinalaysay nila Ahmad, Abu Dawod at iba pa
(2) Isinalaysay ni al-Tirmidhi, al-Nasa'i, at Abu Dawud, at pinatunayan ni al-Albani
(3) Isinalaysay ni Abu Dawood at pinatunayan ni Al-Albani

# Ang benepisyo ng Salah sa buhay ng isang Muslim

Mayroong mga dakilang benepisyo ang Salah sa buhay ng isang Muslim sa kanyang kaligayahan, katatagan, pagiging matuwid at pagtanggal ng kanyang mga kasalanan. Ang mga benepisyo na ito ay pinapatunayan sa una ng nabanggit tungkol sa kahalagahan ng Salah. Ang mga sumusunod ay kasama sa benepisyo ng Salah:



1. Nakakatanggal ng mga kasalanan: Isinalaysay ni Abu Hurayrah ﷺ na narinig niya ang Propeta ﷺ na nagsabi: *"Ano sa palagay ninyo kung mayroong ilog sa pintuan ng bahay ninyo at limang beses kayong maliligo sa loob ng isang araw, mayroon pa kayang matitirang dumi sa katawan ninyo? Sinabi nila: wala ng matitira pang dumi. Sinabi niya: Katulad iyon ng limang Salah. Tatanggalin ng Allah, dahil sa Salah, ang lahat ng kasalanan".* [1]

2. Ang Salah ang magbabawal ng lahat ng masamang gawain: Sinasabi ng Allah ﷻ:

   ﴿ إِنَّ الصَّلَاةَ تَنْهَىٰ عَنِ الْفَحْشَاءِ وَالْمُنكَرِ وَلَذِكْرُ اللَّهِ أَكْبَرُ ﴾

   ***"Katiyakan, ang pangangalaga sa Salah sa pamamagitan ng pagsasagawa nito nang ganap ay pumipigil sa pagsagawa ng mga kasalanan at ipinagbabawal, at walang pag-aalinlangang ang pagpuri sa Allah ay higit na mas dakila kaysa sa anupaman".*** [2]

3. Ang Salah ang pinanggagalingan ng lakas na nakakatulong sa isang Muslim sa lahat ng kanyang kalagayan, na sa pamamagitan ng Salah ay makakarating sa kanya ang tulong mula sa Tagapaglikha. Sinasabi ng Allah ﷻ:

   ﴿ وَاسْتَعِينُواْ بِالصَّبْرِ وَالصَّلَاةِ ﴾

   ***"At humingi kayo ng tulong sa Allah sa lahat ng inyong gawain sa pamamagitan ng lahat ng uri ng pagtitiis at gayundin sa pagsa-Salah..."*** [3]

   Kapag nangangamba si Propeta Muhammad ﷺ sa isang bagay na mahalaga para sa kanya ay kaagad siyang nagsasagawa ng Salah. [Katulad ng nabanggit ni Abi Dawud at Ahmad.]

Ayon sa mga naunang usapin, maliwanag ang kahalagahan ng pagiging maagap sa pagsasagawa ng Salah sa tamang oras at sang-ayon sa pamamaraan ni Propeta Muhammad ﷺ, tulad ng kanyang sinabi: *"Manalangin kayo katulad ng kung papaano ninyo ako nakitang Manalangin."* [4] At ito ay nangangailangan ng maraming atensyon sa pag-aaral ng tamang pagsasagawa at mga alituntunin batay sa mga Hadith na nagpapaliwanag tungkol dito, dahil ito ay dapat malaman ng bawat Muslim. *In sha' Allah*, ito ang mapag-aaralan mo dito sa aralin tungkol sa Salah pagkatapos mong malaman kung paano ang paghahanda para sa Salah mula sa naunang aralin tungkol sa *Tahaarah* (kadalisayan).

(1) Napagkasunduan
(2) Surah Al-ankaboot 29 : 45
(3) Surah Al-Baqarah 2 : 45
(4) Al-Bukhari

# Mga kondisyon ng Salah

Ang mga sumusunod ay mga kondisyon ng Salah:

1. ***Islam***: Hindi tatanggapin ang Salah ng isang *kaafir*, at hindi tatanggapin sa kanya ang kahit anong uri ng pagsamba, dahil ang pagiging Muslim ay kondisyon ng pagiging tama ng pagsamba, at magiging dahilan ng pagtanggap sa mga mabubuting gawa.
2. ***Al-Aql*** (tamang pag-iisip): Ang kabaliktaran nito ay walang-isip. Ang walang isip ay malaya sa obligasyon ng Salah hanggang sa magka-isip.
3. ***At-Tamyiz*** (alam ang pagitan ng mabuti at masama): Ito ay kaalaman sa pagsamba. Kadalasan ito ay sa gulang na pitong taon. Hindi tama ang Salah ng batang hindi alam ang mabuti at masama at alam ang kahulugan ng *'ibadah* (pagsamba).
4. ***An-Niyah*** (intensiyon): Ito ay nasa puso lamang ng tao, na intensiyon niya ang magsagawa ng Salah. Hindi maaring bigkasin dahil kapag binigkas ay nagiging *Bid'ah* (labas sa turo ng Islam), na hindi ginawa ng Propeta ﷺ at kanyang mga *Sahaabah* (kasamahan) na sumunod sa kaniya.
5. **Pagpasok ng waqtu** (oras): Hindi maaaring magsagawa ng kahit anong Salah hangga't hindi pa dumating ang tamang oras nito, at hindi rin maaaring iantala hanggang sa katapusan ng oras nito. Insha' Allah darating ang paliwanag tungkol sa mga oras ng Salah sa susunod na Aralin.
6. ***Tahaarah*** (Kalinisan): Malinis mula sa *Hadath Akbar* (malaking *hadath*) sa pamamagitan ng paliligo, at malinis mula sa *Hadath Asghar* (maliit na *hadath*) sa pamamagitan ng *wudhu* (paghuhugas), tulad ng napag-aralan sa aralin ng Tahaarah.
7. **Pagtakip ng *'Awrah*** (pribadong bahagi ng katawan): Pagsuot ng damit upang matakpan ang *'Awrah*. Ang Awrah ng lalaki sa oras ng pagsa-Salah ay magmula sa pusod hanggang tuhod, at dapat din magsuot ng pantakip sa kanyang balikat. Ang babae naman ay ang kanyang buong katawan maliban sa mukha at dalawang kamay sa oras ng pagsa-Salah.
8. **Pag-iwas sa mga *Najaasah*** (karumihan): Ang kanyang katawan, damit, at lugar kung saan siya magsa-Salah ay kinakailangang malinis sa lahat ng uri ng karumihan. Ito ay naipaliwanag na sa aralin ng *Tahaarah*.
9. **Pagharap sa *Qiblah***: Pagharap sa direksyon ng *Ka'bah*, ang Banal na lugar sa Makkah Al-Mukarramah.

Ngunit kahit kailangan ang mga kondisyon na ito upang maging tama ang Salah, hindi dapat ipagpaliban ng isang Muslim ang Salah sa takdang oras nito kahit hindi niya makumpleto ang mga kondisyon na ito na hindi sinasadya. Kapag hindi niya kayang gawin ang lahat ng kondisyon, siya ay magsa-Salah sa abot ng kanyang makakaya. Makikita natin dito ang kahalagahan ng pagsa-Salah sa takdang oras.





# Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

a) Ang kahulugan ng Salah sa salita ay: ..........................................................

b) Ang kahulugan ng Salah sa Islamikong pananaw ay: ..........................................
..............................................................................................................
..............................................................................................................
..............................................................................................................

c) Ang Salah ay ........................ mula sa mga haligi ng Islam.

d) Ipinag-utos ang limang obligadong Salah sa .................................. noong gabi ng................................................................ bago ...................................

e) Ang Salah ay .................. sa bawat Muslim na nasa ...................................... at ..............................................., lalaki man o babae.

f) Pag-utusan na magsagawa ng Salah ang bata kapag umabot sa gulang na ............. at paluin kapag hindi magsasagawa ng Salah sa gulang na ........................., upang siya ay masasanay sa pagsasagawa ng Salah habang maliit pa.

**T2. Isulat ang mga kondisyon ng Salah:**

a. ..............................................................................................................

b. ..............................................................................................................

c. ..............................................................................................................

d. ..............................................................................................................

e. ..............................................................................................................

f. ..............................................................................................................

g. ..............................................................................................................

h. ..............................................................................................................

i. ..............................................................................................................

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | صَلاَة | Salaah | Panalangin; Pagdarasal |
| 2 | قِبْلَة | Qiblah | Direksyon ng Makkah |
| 3 | فَرْض | Far**dh** | Itinakdang obligasyon |
| 4 | سُنَّة | Sunnah | Hindi sapilitan; Boluntaryo |
| 5 | بُلُوغ | Bulu**gh** | Pagbibinata o Pagdadalaga |
| 6 | عقل | **'A**ql | Pag-iisip; Pangunawa; Talino |
| 7 | دُنْيا | Dunya | Buhay sa Mundo |
| 8 | الآخِرَة | Al-A**kh**irah | Ang Kabilang-Buhay |
| 9 | مُنْكَر | Munkar | Masamang gawain |
| 10 | مَعْرُوف | Ma'roof | Mabuting gawain |

## Pangalawang Aralin

# Mga haligi at mga obligadong gawain sa Salah

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Ilarawan ang mga posisyon ng Salah.
- Matandaan mo ang mga haligi ng Salah.
- Matandaan mo ang mga obligasyon sa Salah.
- Matandaan mo ang mga Sunnah (hindi sapilitan) sa Salah.
- Kilalanin ang pagkakaiba ng haligi, obligado at Sunnah.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Ginagawang Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Mga aralin sa yunit ng *Tahaarah*
- Ang unang aralin sa yunit ng Salah

### Kaakibat na pag-aaral:

- Ang pangalawang aralin sa yunit ng *Athkarus-Salah*

# Ang Mga Posisyon sa Salah

Binubuo ang Salah ng mga ***Arkaan*** (mga haligi) na hindi magiging tama ang Salah kapag wala ang mga ito, mga ***Waajibat*** (mga gawaing obligado) na magpapawalang-bisa sa Salah kung sinadyang iwanan ngunit hindi naman nasisira ang Salah kung nakalimutan at hindi sinasadya, at mayroon ding mga ***Sunnah*** sa Salah na kahit hindi maisagawa ay hindi nasisira ang Salah.

Mayroong natatanging posisyon at pamamaraan ang Salah na ginagawa sa isang ***rak'ah*** (Yunit ng Salah) at ito ay inuulit-ulit sa bawat *rak'ah*. Ang pinakamahalagang posisyon sa Salah na bumubuo ng isang *rak'ah* ay ang pagtayo (***Qiyam***) , pagyuko (***Ruku'***), pagpapatirapa (***Sujood***), at pag-upo (***Juloos***) tulad ng nakikita natin sa mga larawang ito:

**Qiyam**
(Pagtayo)



**Ruk'u**
(Pagyuko)



**Sujood**
(Pagpapatirapa)



**Juloos**
(Pagupo)





Mga Posisyon sa Salah



Mga Posisyon sa Salah

# Ang mga Haligi (*Arkan*) ng Salah

Mayroong mga haligi (*arkan*) ang Salah na kung mawawala ay hindi magiging tama ito, at mawawalan ng saysay ang Salah kapag sinadyang hindi gawin o nakaligtaang gawin. Kapag nakaiwan ng isang haligi sa loob ng isang rak'ah dahil nakaligtaan at pagkatapos ay naalaala habang nasa posisyon pa rin siya ng Salah, mawawalan ng saysay ang rak'ah na yaon kung kaya dapat niyang ulitin at pagkatapos ay magsasagawa siya ng *Sujood Sahwu* (bayad na sujood dahil sa pagkalimot) sa katapusan ng kanyang Salah.

Ito ang halimbawa: kapag nakalimutan mo ang pagyuko (*ruku'*) sa pangalawang *rak'ah* at pagkatapos ay naalaala mo bago ka mag-tasleem ay dapat kang tumayo at gawin muli ng buo ang pangalawang *rak'ah* na iyon, pagkatapos ay mag-*sujood Sahwu* bago bigkasin ang *tasleem*. Ngunit kapag sinasadyang iwanan ang isang haligi ay mawawalan ng saysay ang buong Salah at dapat ulitin ito.

Kung ang naiwan ay ang unang pagbigkas ng "*Allahu Akbar*" (*takbeeratul-ihram*), kung gayon ay hindi pa siya nakapag-umpisa ng Salah kung kaya dapat ulitin ito.

### Ang mga arkan ng Salah ay 14, tulad ng mga sumusunod:

1. **Ang *Qiyam***, o pagtayo ng matuwid para sa mga may kakayahang isagawa ito, para sa obligadong Salah. Kapag hindi niya kayang tumayo dahil may sakit ay magsagawa ng Salah na nakaupo o di kaya anumang posisyon na kanyang makayanan. Ang buluntaryong Salah (*nafilah*) ay maaaring isagawa ng nakaupo ngunit ang kanyang gantimpala ay kalahati kung ihahalintulad sa Salah ng nakatayo.
2. **Ang *Takbeeratul-Ihram***. Ang unang ***Takbeer*** (pagbigkas ng "*Allahu Akbar*") na siyang magpapasok sa isang tao sa kalagayan ng Salah. Kung ito ay nakaligtaan ang Salah ay dapat ulitin, kung kaya dapat sikaping hindi makaligtaan. DAng iba ay nagmamadaling makahabol sa Salah at maabutan ang Imam na nasa posisyon ng ***Ruku'*** o *sujood* ay magta-*takbeer* para sa ***Ruku'*** o *Sujood* ngunit nakalimutan nila ang *Takbeeratul-Ihram* na siyang magpapasok sa kanila sa Salah. Kailanganh bigkasin ito habang nakatayo.
3. **Ang pagbigkas ng *Surah Al-Fatihah*** (Ang Unang Kabanata sa Qur'an). Tungkol naman sa mga baguhan pa sa Islam at hindi pa naisaulo ang *Al-Fatihah*, bigkasin lamang nila ang "*SubhanAllah*" o "*Alhamdu Lillah*", ngunit dapat nilang pagsikapan na isaulo ang *Al-Fatihah* sa lalong madaling panahon.
4. **Ang *Ruku'*** (pagyuko) sa bawat *rak'ah*.
5. **Ang pagbangon mula sa *Ruku'*.**
6. **Ang pagtayo ng tuwid pagkatapos ng pagbangon sa *Ruku'*.**
7. **Ang *Sujood*** (pagpapatirapa) sa bawat *rak'ah* ng dalawang ulit, sa pamamagitan ng paglagay ng pitong bahagi ng katawan sa lupa: ang mukha (noo at ilong), ang mga kamay (dalawang palad), ang mga tuhod at ang mga daliri ng dalawang paa.
8. **Pag-angat mula sa *Sujood*, at pag-upo (*Juloos*) sa pagitan ng dalawang *Sujood*.**
9. **Ang pagtigil ng may katamtamang tagal sa bawat posisyon**. Bilang halimbawa: hindi kaagad magsu-*sujood* pagkatapos niyang tumayo mula sa *ruku'*. Kailangang tumayo muna ng may katamtamang tagal upang maibalik sa dating lugar ang mga himaymay ng kalamnan bago mag-*sujood*.

10. **Ang pag-upo (*Juloos*)** para sa pinakahuli o ika-dalawang *tashahhud*.
11. **Ang pinakahuling *tashahhud***, ito ay ang pagbigkas ng "***Attahiyyatu Lillah...***" hanggang sa katapusan.
12. **Ang *Salah Ibrahimiyah*** sa pinakahuling *Tashahhud*. Ito ang pagbigkas ng "*Allahumma salli 'ala Muhammad wa 'ala ali Muhammad ...*" hanggang sa katapusan.
13. **Ang pagsasagawa ng mga haligi na magkasunod-sunod**. Kaya ang *sujood* ay hindi dapat mauna sa *ruku'* o ang *juloos* ay hindi dapat mauna sa *sujood*.
14. **Ang *Tasleem***. Ito ang pagbigkas ng "*As-salamu 'alaykum wa rahmatullah*" sa katapusan ng Salah.

## Ang mga obligadong gawain (*wajibat*) sa Salah

Ang mga *wajibat* sa Salah ay ang mga naisa-batas na mga gawain at mga salita na kinakailangang gawin. Mawawalan ng saysay ang Salah kapag sinadyang hindi gawin ang mga ito, at maaari namang magsagawa ng sujood sahwu kapag nakalimutan lamang.

Ang pagkakaiba ng mga *wajibat* sa mga *arkan* ng Salah ay dapat gawin ulit ang mga *arkan* kapag nakalimutan, habang ang *wajib* ay sapat nang mag-***sujood sahwu*** pagkatapos ng Salah at hindi na kailangang gawin muli. Ngunit kapag ang *arkan* o *wajib* ay sinadyang hindi gawin, mawawalan ng saysay ang buong Salah at dapat ulitin.

### Ang walong obligadong gawain sa Salah

1. Ang lahat ng *Takbeer* (pagbigkas ng "*Allahu Akbar*") na binibigkas mula sa isang posisyon patungo sa isang posisyon, maliban sa *Takbeeratul-Ihram* na binibigkas sa simula ng Salah dahil ito ay kasama sa mga *arkan* (haligi) ng Salah.
2. Ang pagbigkas ng "***Sami' Allahu liman hamidah***" ng *Imam* (nangunguna sa pagsa- Salah) at kapag mag-isang nagsa-Salah. Hindi ito binibigkas ng mga tagasunod (*mamum*) ng *Imam*.
3. Ang pagbigkas ng "***Rabbana wa lakal hamd***" ng *Imam*, ng mga mamum at kapag mag-isang nagsa- Salah.
4. Ang pagbigkas ng "***Subhana rabbiyal-'adheem***" ng isang beses habang naka- *ruku'*.
5. Ang pagbigkas ng "***Subhana rabbiyal a'la***" ng isang beses habang naka-*sujood*.
6. Ang pagbigkas ng "***Rabbighfir lee***" ng isang beses sa pag-upo sa pagitan ng dalawang *sujood*.
7. Ang *Juloos* (pag-upo) para sa unang *tashahhud*.
8. Ang unang *Tashahhud*. Ito ay ang pagbigkas ng "***At-tahiyyatu Lillah...***" hanggang sa katapusan.

Kapag sinasadyang hindi gawin ng sinuman ang isa sa walong obligado na ito ay mawawalan ng saysay ang kanyang Salah, ngunit kapag nakalimutan lamang ay kinakailangan siyang magsagawa ng ***Sujood Sahwu***.

# Ang mga gawaing Sunnah sa Salah
## (inirerekomenda at hindi sapilitan)

Ito ay ang lahat ng mga gawain at mga salitang nabanggit sa pamamaraan ng pagsasagawa ng Propeta ﷺ ng Salah na hindi napabilang sa mga haligi at mga obligado. Ang pagsasagawa ng Sunnah ay hindi kondisyon upang magiging tama ang Salah, at kapag naiwan ng sinasadya o hindi sinasadya ay hindi mawawalan ng saysay ang Salah. Ang pagsasagawa nito ay upang makumpleto at maging ganap ang Salah at para sa karagdagang gantimpala, kung kaya makabubuti sa isang Muslim na sikapin niyang gawin ang mga ito upang ang kanyang Salah ay malapit sa Salah ni Propeta Muhammad ﷺ.

Ang mga Sunnah na ito ay marami at maaari nating hatiin sa mga ***Sunnah qawliyah*** (sunnah na binibigkas) at mga ***Sunnah fi'iliyah*** (sunnah na ginagawa):

### Una: Ang mga *Sunnah Fi'iliyah* (sunnah na ginagawa)

1. Ang pagtaas ng dalawang kamay sa tapat ng dalawang tenga o dalawang balikat sa apat na panahon:
   a. pagbigkas ng *takbeeratul-Ihram* sa umpisa ng Salah.
   b. pagbigkas ng *takbeer* bago mag-*ruku' (*pagyuko).
   c. pagtayo mula sa *ruku'*.
   d. pagbigkas ng *takbeer* kapag tatayo mula sa unang *tashahhud*.
2. Paglalagay ng kanang palad sa ibabaw ng kaliwang braso sa dibdib o sa ibaba ng pusod.
3. Paglagay ng dalawang kamay sa dalawang tuhod sa pag-*ruku'*.
4. Ang paningin ay kailangang nakatutok sa lugar na kung saan *magsu-sujood*.
5. Ang braso ay malayo sa tagiliran ng katawan at ang tiyan ay malayo sa hita habang naka-*sujood*.
6. Ang braso ay hindi dapat nakadikit sa lupa habang naka-*sujood*.
7. Pagpapantay ng ulo at likod habang naka- *ruku'*.
8. Pag-upo sa kaliwang paa habang ang kanang paa ay nakatayo sa unang *tashahhud*.



### Pangalawa: Ang mga *Sunnah Qawliyyah* (sunnah na binibigkas)

1. **Pagbigkas ng *Du'a Istiftah*** (pambungad na panalangin): Ito ay binibigkas pagkatapos ng *Takbeeratul-Ihram* at bago bigkasin ang *Al-Fatihah*. Mayroong iba't ibang uri ang *Du'a* na ito na naisalaysay mula sa Propeta na tatalakayin sa Aralin ng *Athkarus-Salah* (mga binibigkas sa Salah).
2. **Pagbigkas ng Isti'adha** ("*A'oodhu Billahi minas-shaytanir-rajeem*") **at Basmalah** ("*Bismillahir-Rahmanir-Raheem*") bago bigkasin ang *Al-Fatihah*, at ang pagbigkas ng ***"Ameen"*** pagkatapos ng *Al-Fatihah*.
3. Pagbigkas ng mga *ayat* (talata) ng Banal na Qur'an pagkatapos ng *Al-Fatihah* sa unang dalawang Rak'ah.
4. Pagbigkas ng *Athkar* (pag-alaala) para sa *ruku'* at *sujood* ng higit sa isa.
5. Ang pagbigkas ng *Du'a* pagkatapos ng huling *tashahhud*, gaya ng:

*"Allahumma inni a'oodhu bika min athabi jahannam, wa athabil-qabr, wa fitnatil-mahya wal-mamat, wa fitnatil-maseehid-dajjal."*

"O Allah ako ay nagpapakupkop sa Iyo mula sa kaparusahan ng impiyernong-apoy, sa kaparusahan sa libingan, sa mga pagsubok ng buhay at kamatayan, at sa pagsubok ng *Al-Maseeh Ad-Dajjal*".

At may iba pang mga Sunnah na nais naming ipabatid sa inyo sa pag-aaral natin ng posisyon ng Salah.

Dapat sikapin ng bawat Muslim na kumpletuhin ang pagsasagawa ng Salah ayon sa Sunnah ni Propeta Muhammad ﷺ upang makamtan ang dakilang gantimpala at bilang tunay na pagsunod sa pamamaraan ng Propeta ﷺ tulad ng kanyang sinabi: "*Manalangin kayo, katulad ng kung papaano ninyo ako nakitang manalangin*". [1]

(1) Al-Bukhari

## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Piliin ang alituntunin ng mga sumusunod na gawa at mga salita sa pamamagitan ng paglalagay ng X sa kahon kung saan ang tamang kasagutan:**

| Nu. | Mga gawain at mga binibigkas sa Salah | Haligi (rukun) | Obligado (wajib) | Sunnah |
|---|---|---|---|---|
| 1 | Takbeeratul Ihram (Unang takbir) | | | |
| 2 | Pagbigkas ng "Subhana Rabbiyal Adheem" ng tatlong beses sa pagyuko (ruku'). | | | |
| 3 | Pagbigkas ng Al-Fatihah | | | |
| 4 | Ang unang Tashahhud | | | |
| 5 | Du'a (panalangin) ng Istiftah | | | |
| 6 | Ang pagtuon ng tingin sa lugar kung saan magpapatirapa. | | | |
| 7 | Pagbigkas ng "Subhana Rabbiyal A'la" ng minsan lang sa Sujood. | | | |
| 8 | Ang juloos (pag-upo) sa huling Tashahhud. | | | |
| 9 | Pagbigkas ng mga Talata ng Qur'an pagkatapos ng Al-Fatihah sa una at pangalawang Rak'ah. | | | |
| 10 | Pagkasunod-sunod ng mga haligi (arkan). | | | |
| 11 | Ang Takbeer bago yumuko (ruku'). | | | |
| 12 | Ang Salah Ibrahimiyyah "Allahumma salli ala Muhammad…." hanggang katapusan. | | | |
| 13 | Pag-upo sa pagitan ng 2 sujood | | | |
| 14 | Pagtayo mula sa ruku'. | | | |

**T2. Ipaliwanag mo ang alituntunin ng mga sumusunod:**

1. Nakaiwan ng isa sa mga haligi (*rukun*) ng Salah ng hindi sinasadya:

   ..........................................................................................................

2. Nakaiwan ng isa sa mga obligado (*waajib*) ng Salah ng sinasadya:

   ..........................................................................................................

3. Nakalimutan ang pagbigkas ng "*Allaahu Akbar*" bago tumayo sa pangalawang *Rak'ah*:

   ..........................................................................................................



# Ginagawang Pagsasanay

**Ipakita ang mga sumusunod:**

1. Ang tamang posisyon ng pagyuko (*ruku'*).
2. Ang tamang posisyon ng pagpapatirapa (*sujood*).
3. Magsasagawa ng kumpletong dalawang *Rak'ah* gamit ang lahat ng mga haligi (*arkan*), mga obligado (*waajibat*) at mga Sunnah ng Salah.

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | رَكْعَة | Rak'ah | Yunit ng Salah |
| 2 | رَفَعَ | Rafa'a | Itaas; Iakyat |
| 3 | واجِب | Waajib | Obligado |
| 4 | رُكْن | Rukn | Haligi |
| 5 | قِيَام | Qiyaam | Pagtayo |
| 6 | رُكُوع | Ruku' | Pagyuko |
| 7 | سُجُود | Sujood | Pagpapatirapa |
| 8 | جُلُوس | Juloos | Pagupo |
| 9 | عَمَد | Amad | Sinadya |
| 10 | سَهْو | Sah-wu | Nakalimutan, Nalaktawan |

## Pangatlong Aralin

# Ang mga obligadong Salah

### Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Mabatid ang kahalagahan ng pagsasagawa ng Salah sa tamang oras.
- Maaalaala ang mga bilang ng Rak'ah ng bawat Salah.
- Mababatid mo ang oras ng pagpasok at katapusan ng bawat Salah.
- Maaalaala mo ang mga nagpapawalang bisa sa Salah.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Ginagawang Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Mga naunang aralin sa yunit ng Salah
- Mga Aralin sa yunit ng *Tahaarah*.
- Ang pangalawa at pangatlong aralin sa yunit ng *Athkarus-Salah*

## Ang mga Obligadong Salah, at mga bilang ng Rak'ah

Ito ang limang Salah na obligado sa bawat Muslim na nasa tamang gulang at kaisipan. Hindi ito maaaring alisin maliban sa mga kababaihan na dinatnan ng buwanang dalaw (*haydh*) at dugo sanhi ng panganganak (*nifas*). Hindi rin pinahihintulutang maantala sa takdang oras nito. Nagkakaisa ang mga paham (*'Ulama*) na kapag hindi isinagawa ng isang Muslim ang Salah dahil sa pagtanggi ng pagiging obligado nito ay isang hindi mananampalataya, at ganoon din kapag hindi isinagawa dahil sa katamaran at hindi pagpapahalaga ay itinuturing din na nasa labas na ng Islam, base sa tamang pananaw ng mga *'Ulama*.

**Talaan ng mga bilang ng Rak'ah ng limang obligadong Salah at uri ng pagbigkas**

| Nu. | Ang Salah | Bilang ng Rak'ah | Uri ng pagbigkas |
|---|---|---|---|
| 1 | Fajr | 2 | Malakas |
| 2 | Dhuhr | 4 | Tahimik |
| 3 | 'Asr | 4 | Tahimik |
| 4 | Maghrib | 3 | Malakas sa una at pangalawa, tahimik sa pangatlo. |
| 5 | 'Isha | 4 | Malakas sa una at pangalawa, tahimik sa pangatlo at pang-apat. |
| Ang kabuuang bilang ng rak'ah na ipinataw sa loob ng isang araw ay 17 rak'at | | | |

## Mga Oras ng mga Obligadong Salah

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ ٱلصَّلَوٰةَ كَانَتۡ عَلَى ٱلۡمُؤۡمِنِينَ كِتَٰبٗا مَّوۡقُوتٗا ﴾

***"Katiyakan, ang pagsasagawa ng Salah ay ipinapatupad sa mga mananampalataya sa takdang oras."*** (1)

Ang Talata na ito ay nagpapatunay na ang mga obligadong Salah ay mayroong takdang oras na kung kaya hindi maaaring mauna o maantala, kaya kabilang sa kondisyon ng tamang Salah ay ang pagpasok ng oras ng Salah (*Waqt*), tulad ng napag-aralan natin sa mga Kondisyon ng Salah. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ حَٰفِظُواْ عَلَى ٱلصَّلَوَٰتِ وَٱلصَّلَوٰةِ ٱلۡوُسۡطَىٰ وَقُومُواْ لِلَّهِ قَٰنِتِينَ ﴾

***"At pangalagaan ninyo ang (limang obligadong) Salah at ang pang-gitnang Salah ('Asr). At tumayo kayo sa (harap ng) Allah ng may tapat (o taimtim) na pagsunod."*** (2)

(1) Suran An-Nisa' 4 : 103
(2) Surah Al-Baqarah 2 : 238

Kabilang sa pangangalaga ng Salah ay ang pagsasagawa nito sa takdang oras, at ang pinakamahusay ay isagawa ito sa unang pagpasok ng kanyang oras. Bawal ipagpaliban ang oras nito ng walang sapat na dahilan, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَوَيْلٌ لِّلْمُصَلِّينَ, ٱلَّذِينَ هُمْ عَن صَلَاتِهِمْ سَاهُونَ ﴾

"***Samakatuwid, matinding kaparusahan at kapahamakan sa mga yaong nagsasagawa ng Salah nang may pagkukunwari na wala sa pagiging taimtim nito, na hindi nila ito ginagawa sa tamang kaparaanan at wala ito sa tamang oras na itinakda.***" (1)

﴿ فَخَلَفَ مِنۢ بَعْدِهِمْ خَلْفٌ أَضَاعُوا۟ ٱلصَّلَوٰةَ وَٱتَّبَعُوا۟ ٱلشَّهَوَٰتِ ۖ فَسَوْفَ يَلْقَوْنَ غَيًّا ﴾

At sinabi pa ng Allah ﷻ: "***At dumating pagkatapos nila na mga biniyayaan ang mga masasama na hindi na nagsasagawa ng Salah, at ang sinunod lamang nila ay ang kanilang sariling kagustuhan o pagnanasa, na kung kaya walang pag-aalinlangang matatamo nila ang napakasama at pagkasawi sa Impiyerno.***" (2)

Ang bawat obligadong Salah ay mayroong takdang oras na dapat malaman at agapan. Naipahayag ang mga takdang oras na ito sa sumusunod na mga Hadith:

Mula kay Abdullah bin Amr رضي الله عنه na sinabi ng Propeta ﷺ: *"Ang oras ng Dhuhr ay kapag ang araw ay lumampas na ng katanghaliang-tapat hanggang maging kasing haba ng isang tao ang kanyang anino, at ito naman ang simula ng oras ng Asr. Ang oras ng Asr ay hanggang mag kulay dilaw ang araw (habang ito ay papalubog). Ang Oras ng Maghrib ay hanggang mawala ang takip-silim sa kanluran. Ang oras ng 'Isha ay hanggang hating-gabi. Ang Oras ng Fajr ay magsisimula sa bukang-liwayway hanggang bago sumikat ng araw. Kapag sumisikat na ang araw ay huwag nang magsalah, dahil ang araw ay sumisikat sa pagitan ng dalawang sungay ng satanas."* (3) At kay Muslim din mula sa Hadith ni Buraydah رضي الله عنه tungkol sa Salah ng 'Asr *"At ang araw ay kulay malinaw na puti".* (4) Mula naman sa Hadith ni Abi Musa رضي الله عنه *"Ang araw ay nananatiling mataas pa".* (5)

**Ang Talaan na nagpapaliwanag ng mga oras ng mga obligadong Salah:**

| Nu. | Salah | Umpisa ng Oras | Hangganan ng Oras |
|---|---|---|---|
| 1 | Fajr | Bukang-liwayway | Pagsikat ng araw |
| 2 | **Dh**uhr | Araw ay lumampas na ng katanghaliang-tapat. | Maging magkatulad ang haba ng anino ng mga bagay. |
| 3 | '**A**sr | Hangganan ng oras para sa **S**alah ng Dhuhr | Kapag nagkulay dilaw na ang Araw bago ang paglubog nito |
| 4 | Ma**gh**rib | Paglubog ng araw | Kapag nawala na ang pulang liwanag (takip-silim) |
| 5 | 'Isha | Hangganan ng oras para sa **S**alah ng Maghrib | Hatinggabi, ***at sa pagsikat ng bukang-liwayway kapag kailangan.*** |

(1) Surah Al-Maoon 107 : 4-5
(2) Surah Maryam 19 : 59
(3) Muslim, Ahmad, An-Nasa'i at Abu Dawood
(4) Bukhari at Muslim
(5) Muslim, Ahmad, An-Nasa'i at Abu Dawood

## Ang pagbabayad ng obligadong Salah

Dapat maging maagap ang bawat Muslim sa pagsasagawa ng Salah sa unang oras nito, ngunit kapag nangyaring nakaligtaan ang Salah ng may sapat na dahilan katulad ng nakatulog o nakalimutan ay dapat sa kanya ang kaagarang pagbabayad sa Salah na ito sa oras ng kanyang pagkagising o pagka-alaala, kahit ito ay matapat sa mga oras na bawal ang mag-Salah, dahil sinabi ni Anas bin Malik na sinabi ng Propeta ﷺ "*Sinuman ang nakalimot ng Salah ay kinakailanan niyang isagawa kaagad ito sa oras na naalaala niya. Walang ibang kapalit maliban dito.*" [1] Sinabi rin ng Propeta ﷺ "*Sinuman ang nakalimot ng Salah o nakatulog ay kinakailangang isagawa ang Salah sa oras na naalaala niya*". [2]

Sinabi ng Propeta ﷺ: "*Kapag nakalimutan ng isa sa inyo ang Salah ay isasagawa niya sa oras na naaalaala niya, dahil ang Allah ay nagsasabi ng ganito:*

﴿ وَأَقِمِ الصَّلَاةَ لِذِكْرِي ﴾

***'Isagawa mo ang Salah bilang pag-alaala sa Akin'.***" [3] [4]

Dapat mong bayaran ang mga Salah na nakaligtaan mo batay sa pagkasunod-sunod nito. Kapag ikaw ay nakapasok sa *Masjid* na ang Salah ay *'Asr* at nalaala mo na ikaw ay hindi pa nakapag- Salah ng Dhuhr ay dapat mong bayaran muna ang Dhuhr. Ngunit kapag nag-umpisa na ang *'Asr* ay mag- Salah ka na rin kasama ang Imam ngunit ang *Niyyah* mo ay Dhuhr, at pagkatapos ay mag- Salah ka na ng *'Asr*.

Tungkol naman sa sinasadyang pagpapaliban ng Salah sa tamang oras nito ng walang sapat na dahilan, ito ay isang malaking kasalanan na dapat ang agarang pagta-*Tawbah* (pagbabalik-loob) sa Allah ﷻ at huwag ng ulitin pa, at agaran din ang pagbabayad sa lahat ng nakaligtaan.

## Ang mga nakakasira ng Salah (*Mubtilatus-Salah*)

**Ang mga sumusunod ay mga bagay na nakakasira ng Salah:**

1. Pagsasalita
2. Pagtawa
3. Sunod-sunod na galaw ng katawan na hindi kinakailangan.
4. Kapag nangyari ang mga bagay na nakakasira ng *Taharah*.
5. Pagbaling palayo mula sa direksyon ng *Qiblah*
6. Ang pagkain o pag-inom.
7. Pagtanggal ng takip sa *'Awrah* ng sinasadya.
8. Pagsira ng intensyon o pagdadalawang isip.
9. Pagdagdag o pagbaliktad sa isang haligi ng sinasadya.
10. Pakikipag-unahan sa *Imam* sa pagsagawa ng mga *arkaan* ng Salah, tulad ng pangunguna sa kanya sa pagpapatirapa (*sujood*).

(1) Bukhari at Muslim
(2) Bukhari at Muslim
(3) Muslim
(4) Surah Taha 20 : 14

## Nakasulat na Pagsasanay

T1. Magbigay ng katibayan mula sa Qur'an na nagsasabi na kailangang magsasagawa ng mga obligadong Salah sa takdang Oras.

..................................................................................................................................

T2. Magbigay ng dalawang tanggap na dahilan kapag ang isang Muslim ay nagpaliban ng Salah sa takdang oras:

1. ..................................................................................................................................

2. ..................................................................................................................................

T3. Kumpletuhin ang sumusunod na talaan: isulat ang bilang ng Rak'ah at mga oras ng umpisa at katapusan ng bawat Salah:

| Nu. | Salah | Bilang ng Rak'ah | Unang Oras | Huling Oras |
|---|---|---|---|---|
| 1 | Fajr | | | |
| 2 | Dhuhr | | | |
| 3 | 'Asr | | | |
| 4 | Maghrib | | | |
| 5 | 'Isha | | | |

**T4.** Ituro ang pinahihintulutang gawain (mubah) at nakakasira ng Salah (*Mubtilatus - Salah*) sa mga sumusunod:

| Nu. | Gawain | Mubah | Mubtilatus - Salah |
|---|---|---|---|
| 1 | Pagbigkas ng "subhanAllah" kapag nagkamali ang Imam. | | |
| 2 | Sunod-sunod na paggalaw ng walang sapat na dahilan. | | |
| 3 | Pakikpag-unahan sa Imam sa isang haligi. | | |
| 4 | Pagdagdag ng haligi o wajib ng sinasadya. | | |
| 5 | Ang pagkain o pag-inom. | | |
| 6 | Pagbuhat ng maliit na bata habang nagsa- **S**alah. | | |
| 7 | Pag-iyak dahil takot sa Allah ﷻ. | | |
| 8 | Ang pagsasalita | | |
| 9 | Pagbaling palayo mula sa direksyon ng Qiblah | | |
| 10 | Pagsagot ng pagbati (*salaam*) sa pamamagitan ng senyas. | | |
| 11 | Ang pagbaligtad ng pagsasagawa ng haligi. | | |



## Ginagawang Pagsasanay

a) Isagawa ang Salah ng Maghrib.
b) Isagawa ang Salah ng 'Asr.

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | وقت | Waqt | Oras |
| 2 | شُرُوق | Shurooq | Pagsikat ng araw |
| 3 | زَوَال | Zawaal | Paglampas ng Katanghaliang-tapat |
| 4 | اللَّيْل | Al-Layl | Gabi |
| 5 | سِرّ | Sirr | Lihim; Tago; Sikreto |
| 6 | جَهْر | Jahr | Lantad; Hayagan |
| 7 | آخِر | Aa**kh**ir | Huli |
| 8 | قَدَم | Qadam | Paa |
| 9 | نَوْم | Nawm | Tulog |
| 10 | نِسْيَان | Nisyaan | Pagkalimot |

## Pang-apat na Aralin

# Paglalarawan ng mga Salah

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maaayos mo ang mga posisyon ng Salah sa tamang pamamaraan.
- Magsagawa ng Salah sa tamang pamamaraan.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Ginagawang Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang una at pangalawang Aralin sa yunit ng Salah.

### Mga kaakibat na kurso:

- Ang pangatlong aralin sa yunit ng Athkarus-Salah.

# Paglalarawan ng pagkakasunod-sunod ng mga posisyon ng Salah

na may dalawang rak'ah, tulad ng Salah ng Fajr at mga Sunnah

## Unang Rak'ah




## Pangalawang Rak'ah






Salah ng Fajr



Salah ng Fajr

## Paglalarawan ng pagkakasunod-sunod ng mga posisyon ng Salah
na may tatlong rak'ah, tulad ng Maghrib

### Unang Rak'ah




### Pangalawang Rak'ah



Salah ng Maghrib






Salah ng Maghrib

### Pangatlong Rak'ah



## Paglalarawan ng pagkakasunod-sunod ng mga posisyon ng Salah
na may apat na rak'ah, tulad ng Dhuhr, 'Asr at 'Isha

### Unang Rak'ah





Salah ng Duhr



Salah ng Duhr

### Pangalawang Rak'ah





Salah ng Asr



Salah ng Asr

### Pangatlong Rak'ah





Salah ng Isha



Salah ng Isha

### Pang-apat na Rak'ah



## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Kumpletuhin ang mga sumusunod: Ang limang Obligadong Salah sa loob ng isang araw at gabi:**

1. Salah .................................... Bilang ng Rak'ah ....................
2. Salah .................................... Bilang ng Rak'ah ....................
3. Salah .................................... Bilang ng Rak'ah ....................
4. Salah .................................... Bilang ng Rak'ah ....................
5. Salah .................................... Bilang ng Rak'ah ....................



## Ginagawang pagsasanay

1. Isagawa ang isang halimbawa ng tamang pamamaraan ng Salah ng Ma**gh**rib kasama ang mga Sunnah.
2. Isagawa ang isang halimbawa ng tamang pamamaraan ng Salah ng 'Asr kasama ang mga Sunnah.

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | صَلَاةُ الفجر | Sala̲tul-Fajr | Ang **S**alah ng Fajr |
| 2 | صَلَاةُ الظهر | Sala̲tul- **Dh**uhr | Ang **S**alah ng **Dh**uhr |
| 3 | صَلَاةُ العصر | Salaatul-'**A**sr | Ang **S**alah ng '**A**sr |
| 4 | صَلَاةُ المغرب | Salaatul-Ma**gh**rib | Ang **S**alah ng Ma**gh**rib |
| 5 | صَلَاةُ العشاء | Salaatul-'**I**sha' | Ang **S**alah ng '**I**sha' |
| 6 | نَافِلَةٌ | Naafilah | Boluntaryo |
| 7 | السَلَام | As-Salaam | Ang Kapayapaan |
| 8 | الأَخِير | Al-Akheer | Ang Panghuli |
| 9 | التحيات | At-ta**h**iyyaat | Ang Pagbati |
| 10 | قَضَاء | Qa**dh**a' | Hukom; Kapasyahan |

*"Katiyakan, ipinagkaloob Namin sa iyo, O Muhammad, ang pambungad ng Qur'an, na pitong talata, na inuulit-ulit ang pagbibigkas tuwing Salah, at ipinagkaloob Namin sa iyo ang Dakilang Qur'an."* [1]

# Yunit ng Athkarus-Salah
## (Ang mga binibigkas sa Salah)



( 1 ) Surah Al-Hijr : 87

## Talaan ng mga Nilalaman

# Unang Aralin

## Kahalagaan ng wikang Arabiko

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maipapaliwanag ang maaaring sabihin ng sinuman na hindi pa nakakasaulo ng mga binibigkas sa Salah.
- Malaman ang kahalagahan ng tamang pagbigkas ng mga binabasa sa Salah.
- Mabigkas mo ng tamang pagbigkas ang *Shahada* (Pagsaksi).
- Maaalaala mo ang bibigkasin sa pag-uumpisa ng *Wudhu'*.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Ginagawang Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Pag-aaral ng yunit ng *Taharah*

### Kaakibat na pag-aaral:

- Ang unang aralin sa yunit ng Salah

# Pangkalahatang panuntunan sa mga maaaring bigkasin sa Salah

Kailangan na ang lahat ng *Thikr* (binibigkas) sa Salah ay sa wikang Arabe. Ito ang wika ng Banal na Qur'an na Salita ng *Rabb* (panginoon) ng sanlibutan. At dahil ang pagsasaulo ng mga bibigkasin sa Salah mula sa Qur'an tulad ng Suratul-Fatihah at iba pang mga *Thikr* ay nangangailangan ng panahon lalo na sa mga bagong Muslim, kung ganun maaari nilang isaulo at pansamantalang ulit-ulitin ang mga pangunahing *Thikr* tulad ng "***Allahu Akbar***", "***Subhan Allah***", at "***Alhamdu Lillah***".

Bigkasin ang "*Allahu Akbar*" upang umpisahan ang Salah, at inuulit-ulit ito tuwing lilipat sa ibang posisyon. Kung kaya, dapat bigkasin ang "*Allahu Akbar*" kapag yuyuko, pagpapatirapa, pagbangon mula sa pagpapatirapa at iba pa. Habang nagsa-Salah ay maaaring ulit-ulitin ang mga *Thikr* gaya ng "*Subhan Allah*" at "*Alhamdu Lillah*". Tapusin ang Salah sa pagbigkas ng "*As-salamu 'alaykum wa rahmatullah*".

Magkagayunpaman, kinakailangan mong pagsumikapan na maisaulo ang *Suratul-Fatihah* at iba pang mga Surah sa Banal na Qur'an upang bigkasin sa pagsasagawa mo ng Salah. Wala namang masama kung isulat mo sa papel at ilagay mo kung saan ka nakaharap upang basahin hanggang sa ganap ng maisaulo. Ngunit dapat mong malaman na ito ay pansamantala lamang sa maikling panahon habang ikaw ay nagsusumikap na maisaulo ang mga talata at mga *Thikr* na kinakailangan.

Katiyakan, ang pagsasaulo ng Banal na Qur'an at pagbasa dito ay may malaking gantimpala. Mayroon ding gantimpala ang sinuman na nahihirapan at nagsusumikap upang maisaulo ang Banal na Qur'an. Isinalaysay ni Ai'sha ﵂ na sinabi ng Propeta ﷺ: *"Sinuman ang bumibigkas ng Qur'an nang mahusay at kagalingan ay mapapabilang sa mga masunurin at sa mga mararangal na anghel, at ang sinuman na bumibigkas nito ng pahintu-hinto at may kahirapan ay pagkakalooban ng dobleng gantimpala."* [1]

# Ang kahalagahan ng tamang pagbasa at pagbigkas

Katiyakan, ang Qur'an ay Salita ng Allah ﷻ. Hindi maaaring baguhin ang pagbigkas ng mga *harf* (letra) maliban sa kung paano ito ipinahayag ng Allah ﷻ. Hindi rin maaaring bigkasin sa pamamagitan ng pagsasalin, o kaya ay isulat sa ibang mga letra maliban sa Arabe.

Dahil sa ang Salah ay nangangailangan ng kaalaman at pagbigkas ng mga Talata ng Banal na Qur'an, kung kaya ang pag-aaral ng tamang pagbigkas sa mga letrang Arabe at mga Talata sa Qur'an ay pinaka pangunahin sa buhay ng isang Muslim at dapat pagsikapan mula sa umpisa.

Katunayan, tinanggap ng Propeta ﷺ ang Qur'an mula kay Anghel Jibreel ﵇ sa pamamagitan ng pakikinig, at ganoon din ang pamamaraan kung paano pinag-aralan ng mga *Sahabah* (mga kasama ng Propeta) at mga salinlahi ng mga Muslim na sumunod sa kanila.

Kung kaya ang pag-aaral ng pagbigkas ng mga letrang Arabiko at mga Talata sa Qur'an ay hindi maaaring basahin sa pamamagitan ng pagsulat gamit ang mga letra na iba sa letrang Arabie. Bagkus, dapat itong pakinggan mula sa isang guro o mula sa naikopyang pagbasa ng Qur'an ng paulit-ulit hanggang sa masanay sa tamang pagbigkas.

Ang pagbabasa ng Qur'an ay nangangailangan ng pag-aaral ng *Tajweed*, kung kaya dapat sa bawat Muslim na pag-aralan ang Qur'an kasama ang isang magaling na guro upang maitama niya ang pagbigkas at mapaganda ang pagbasa.

(1) Bukhari at Muslim

**Ang kahulugan ng Tajweed ay**: Pagbasa ng Qur'an kung paano ito ipinahayag sa Propeta ﷺ, at kung papaano binibigkas ng Propeta ﷺ.

## Ang paggamit ng ibang letra sa pagsulat ng Arabiko (pagsasatitik)

Sinusubukan ng iba na mapadali ang pagsasaulo ng *Suratul-Fatihah* o ibang mga *Thikr* na dapat bigkasin sa wikang Arabe sa pamamagitan ng pagsulat nito sa ibang wika tulad ng Tagalog.

Dahil sa mayroong mga letrang Arabe na walang katumbas sa ibang wika tulad ng ح at ض, ang iba ay gumagamit ng pinakamalapit na tunog nito, tulad ng pagbigkas ng ح gamit ang letrang 'H'. Ito ay maaaring maging dahilan ng pagkaiba ng pagbigkas sa isang salita at nagbibigay ng ibang kahulugan sa tinutukoy.

Sa Kurikulum na ito ay pinilit naming maging madali sa pamamagitan ng paggamit ng letra ng wika ng mag-aaral sa pagsulat ng *Surah Al-Fatihah* at ang mga *Thikr* sa Salah (nang pansamantala lamang). Ginamit namin ang mga letra na mayroong pinakamalapit na tunog para sa mga letra ng Arabe na walang katumbas sa ibang wika. Ang mga letrang ito ay nakasulat ng mabigat (**bold**) o di kaya'y may salungguhit (underline). Pagmasdan ang halimbawa:

بِسْمِ اللهِ الرَّحْمٰنِ الرَّحِيْمْ

*Bismillahir-ra**h**manir-ra**h**eem*

Ginamit namin dito ang letrang "H" katumbas ng letrang ح sa wikang Arabe. Ngunit dahil ang letrang "H" ay binibigkas ng "ha", ginawa naming mabigat (**bold**) at may salungguhit (underline) **h** ang pagkakasulat upang ipaalam sa mag-aaral na ang pagbigkas ay magkaiba at malapit lamang sa tunog ng letrang Arabe. Na kung kaya gumawa kami ng talaan upang ipakita ang mga letra at mga halimbawa upang makatulong sa mambabasa na makita kung ano-ano ang mga letra na walang katumbas sa Arabe.

ا ب ت ث ج ح خ

د ذ ر ز س ش ص

ض ط ظ ع غ ف ق

ك ل م ن ه و ي

# Ang buong Alpabeto ng Arabe at ang katumbas na pagbigkas nito sa Tagalog

| Nu. | Arabiko | Simbolo | Katulad ng |
|---|---|---|---|
| 1 | ا | A | Adobo |
| 2 | ب | B | Baso |
| 3 | ت ,ة | T | Takbo |
| 4 | ث | **Th** | Sa English-Three |
| 5 | ج | J | Sa English- Jacket |
| 6 | ح | **H** | Walang katumbas / matikas ang pagbigkas mula sa lalamunan |
| 7 | خ | **Kh** | Walang katumbas / matikas ang pagbigkas, mula taas ng likod ng lalamunan |
| 8 | د | D | Dagat |
| 9 | ذ | **Th** | Sa English -The |
| 10 | ر | R | Relo |
| 11 | ز | Z | Sa English - Zebra |
| 12 | س | S | Saging |
| 13 | ش | Sh | Sa English - She |
| 14 | ص | **S** | Sa English - Xylophone |
| 15 | ض | **Dh** | Mabigat na 'd' mula sa gilid ng bibig |
| 16 | ط | **T** | Malambot na 't' na tinakpan |
| 17 | ظ | **Dh** | Walang katumbas/ matikas ang pagbigkas |
| 18 | ع | ` | Walang katumbas/ mula sa lalamunan |
| 19 | غ | **Gh** | Walang katumbas/ mula sa lalamunan |
| 20 | ف | F | Sa English - Fish |
| 21 | ق | Q | Walang katumbas/ mula sa lalamunan |
| 22 | ك | K | Kaldero |
| 23 | ل | L | Lamesa |
| 24 | م | M | Maharlika |
| 25 | ن | N | Nene |
| 26 | ه . | H | Hardin |
| 27 | و | W | Walis |
| 28 | ى | Y | Yantok |
| 29 | ء | ء | Walang katumbas/ mula sa lalamunan |



Pagbigkas ng mga letrang Arabiko

# Ang dalawang Shahadah (*Shahadatayn*)

Ang dalawang Shahadah ay ang pagbigkas ng:

أَشْهَدُ أَنْ لاَ إِلَهَ إِلاَّ الله وَ أَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً رَسُولُ الله

**"Ash-hadu an la ilaha illallah, wa ash-hadu anna Muhammadan rasool Allah"**

***"Ako ay sumasaksi na walang sinuman ang may karapatang sambahin maliban sa Allah, at ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Sugo ng Allah."***

Ito ang kauna-unahang salita na kinakailangang mabanggit ng isang nagnanais yakapin ang Islam. Ang pagbigkas nito na may tunay na paniniwala ang magsasanhi sa isang tao na maging isang Muslim. Maraming beses itong inuulit-ulit ng isang Muslim sa loob ng kanyang pang-araw-araw na buhay. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ na kung ito ang huling binigkas ng isang taong namatay ay makakapasok siya ng *Jannah* (paraiso).

# Ang bibigkasin sa pagsasagawa ng Wudhu'

### *Tasmiyah* (Pagbigkas ng *"Bismillah"*)

Ito ay ang salitang kinakailangang bigkasin ng bawat Muslim sa umpisa ng pag-*Wudhu'*, at sa pag-uumpisa sa lahat ng kanyang mga gawain gaya ng pagkain, pag-inom, pagpasok ng Masjid, at sa lahat ng mabubuting gawain sa kanyang pang araw-araw na buhay. Ang ibig sabihin ng *Tasmiyah* ay nag-uumpisa ka sa pamamagitan ng pagbigkas ng pangalan ng Allah ﷻ:

بِسْمِ اللهِ

***"Bismillah" - "Sa Ngalan ng Allah"***

### Ano ang bibigkasin pagkatapos magsagawa ng *Wudhu'*?

Sa pagtatapos ng *wudhu'*, makakabuting bigkasin niya ang mga sumusunod:

أشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله، اللهم اجعلني من التوابين واجعلني من المتطهرين. سبحانك اللهم وبحمدك، أشهد أن لا إله إلا أنت، أستغفرك وأتوب إليك.

***Ash-hadu an la ilaha illallah, wahdahu la shareeka lah, wa ash-hadu anna Muhammadan `abduhu wa Rasooluh. Allahummaj-`alni minat-tawwabeen, waj-`alni minal-mutatah-hireen.***

***Subhanaka Allahumma wa bihamdik, ash-hadu an la ilaha illa Ant, astaghfiruka wa atoobu ilayk.***

*"Ako ay sumasaksi na walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Allah. Siya ay nag-iisa at walang katambal. At ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Kanyang alipin at sugo. O Allah, gawin Mo akong kasama ng mga taong nanunumbalik at humihingi ng kapatawaran sa Iyo, at gawin Mo akong kasama sa mga malinis at dalisay.* [1] *Luwalhati at papuri sa Iyo O Allah. Ako ay sumasaksi na walang diyos maliban sa Iyo. Patawarin Mo po ako. Ako ay nanunumbalik sa Iyo na nagsisisi."* [2]

(1) At-Tirmidhi (2) An-Nasaa'i



## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Sagutin ang mga sumusunod:**

1. Isulat ang maaaring bigkasin o basahin na mga *Thikr* habang nagsa-Salah, hanggang sa matutunan ang tamang pagbasa ng *Al-Faatihah.*

   ........................................................................................................................

2. Bakit mahalaga na mabigkas natin ng tama ang mga *Thikr* sa wikang Arabic?

   ........................................................................................................................

   ........................................................................................................................

3. Ano ang gantimpala nang mahusay at magaling bumasa ng Qur'an?

   ........................................................................................................................

4. Ano ang gantimpala ng nahihirapan sa pagbasa ng Qur'an?

   ........................................................................................................................

**T2. Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

1. *Shahadatayn* (Pagsaksi) ay ang pagbigkas ng: ................................................

   ........................................................................................................................

2. Ang *Takbeer* ay ang pagbigkas ng: ................................................
3. Ang *Tasbeeh* ay ang pagbigkas ng: ................................................
4. Ang *Tasleem* ay ang pagbigkas ng: ................................................
5. Ang binibigkas sa umpisa ng pag-*wudhu'* ay: ................................................
6. Pagkatapos ng *wudhu'*, inirerekomenda na bigkasin ang: ................................................

   ........................................................................................................................



## Ginagawang Pagsasanay

**Bigkasin ang Shahadah ng tatlong beses.**

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | حَرْف | **<u>H</u>**arf | Letra |
| 2 | قراءة | Qira`ah | Pagbabasa |
| 3 | كِتَابَة | Kitabah | Pagsusulat |
| 4 | تِلَاوَة | Tilawah | Pagbibigkas |
| 5 | لُغَة | Lu**gh**ah | Wika; Lengguwahe |
| 6 | تَجْوِيد | Tajweed | Tamang pagbigkas ng Qur'an sa pamamaraan ng pagkakahayag |
| 7 | اِسْتِمَاع | Istima` | Pakikinig |
| 8 | ذِكْر | **<u>Th</u>**ikr | Pag-alaala |
| 9 | أَذْكَار | A**<u>th</u>**kaar | Mga Pag-alaala |
| 10 | قوْل | Qawl | Salita |

## Pangalawang Aralin

# Ang mga Binibigkas sa Salah (1)

### Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maalala ang bibigkasin upang umpisahan ang Salah.
- Mabigkas ang *Suratul-Fatiḥah* (Pambungad na Kabanata) sa tamang pamamaraan.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Ginagawang Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang unang Aralin sa yunit ng Thikr.

### Kaakibat na pag-aaral:

- Ang pangalawang Aralin sa yunit ng Salah.

Lahat ng mga *Thikr* sa Salah ay binibigkas sa wikang Arabiko lamang, tulad ng nabanggit natin sa unahan. Ang sumusunod ay paglilinaw sa bawat dapat bigkasin sa iba't ibang mga posisyon ng Salah.

## Ang binibigkas sa posisyon na nakatayo

### *Takbeeratul-Ihram* (Ang panimulang takbeer)

Ito ang simula ng Salah, ang pagbigkas ng *Takbeer* ("***Allahu Akbar***"). Itaas ang mga kamay sa tapat ng dalawang teynga o balikat (tulad ng napag-aralan mo sa pangalawang Aralin ng Salah).

### Ang *Takbeer* ay binibigkas sa mga sumusunod na posisyon:




1. Ang *Takbeeratul-Ihram* sa pagsisimula ng Salah.
2. Kapag yuyuko.
3. Kapag magpapatirapa.
4. Kapag uupo mula sa pagpapatirapa.
5. Kapag magpapatirapa sa pangalawang ulit mula sa pagkaka-upo.
6. Kapag tatayo mula sa pangalawang pagpapatirapa.

Kung ikaw naman ay *ma'mum* (tagasunod ng *imam*), o kapag ikaw ay nag-iisa lamang bigkasin ito ng mahina na ikaw lamang ang nakaririnig. (Balikan ang pangalawang aralin ng Salah)

### Ang pagbigkas ng *Surah Al-Fatiḥah*

Pagkatapos ng *Takbeeratul-Iḥram* ay inirerekominda ang pagbasa ng *Du'a Istiftah* (pambungad na panalangin). Pagkatapos ay bibigkasin ang *Surah Al-Fatiḥah*, at pagkatapos ay isusunod ang iba pang Talata mula sa Qur'an na nalalaman mo.

Ang *Surah Al-Fatiḥah* (Pambungad na Kabanata) ang unang Surah sa *Musḥaf* (Aklat ng Qur'an). Ito ang nakakuha ng pang-unang bilang sa pagkakasunod-sunod ng mga Surah ng Banal na Qur'an. At ito ang unang dapat maisaulo ng isang Muslim mula sa Banal na Qur'an.

Pagkatapos ay Mag-*Takbeer* para sa *ruku'* (pagyuko) na nakataas ang mga kamay sa tapat ng tenga tulad ng pag-Takbeer sa *Takbeeratul-Iḥram*.

**Al-Fatiḥah**

*(1) Sa ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain.*

*(2) Ang lahat ng pagpupuri ay sa Allah lamang, ang* ***Rabb*** *(Panginoon, Tagapanustos at Tagapagtangkilik) ng lahat ng mga nilalang.*

*(3) Ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain.*

*(4) Ang tanging may Hawak (o Pagpapasya) sa Araw ng Paghuhukom.*

*(5) Ikaw lamang ang aming sinasamba, at Ikaw lamang ang aming hinihingan ng tulong.*

*(6) Inyong patnubayan kami sa Matuwid na Landas.*

*(7) Sa landas ng mga ginawaran Ninyo ng Inyong mga biyaya, at hindi sa landas na umaani ng Inyong pagkapoot at ng mga napaligaw sa patnubay.*







Ang Tamang Pagbigkas ng Surah Al-Fatihah



## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Banggitin ang 6 na posisyon na dapat bigkasin ang Takbeer habang nagsa-Salah:**

1. ..........................................................................................

2. ..........................................................................................

3. ..........................................................................................

4. ..........................................................................................

5. ..........................................................................................

6. ..........................................................................................

**T2: Ano ang bibigkasin habang nasa posisyon na nakatayo?**

..........................................................................................



## Ginagawang Pagsasanay

Pag-aralan at kabisaduhin ang pagbigkas ng *Surah Al-Faatihah* sa pamamagitan ng pakikinig mula sa nai-kopyang audio.

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | بَسْمَلَة | Basmalah | Pagbigkas ng "Bismillaah" |
| 2 | تَكْبِير | Takbeer | Pagdakila sa Allaah; Pagbigkas ng "Allaahu Akbar" |
| 3 | تسبيح | Tasbeeh | Pagluwalhati sa Allaah; Pagbigkas ng "Subhan Allaah" |
| 4 | تحميد | Tahmeed | Pagpuri sa Allaah; Pagbigkas ng "Alhamdu Lillaah" |
| 5 | تَشَهُّد | Tashahhud | Pagsaksi; Pagbigkas ng Shahadah |
| 6 | سَبَّابَة | Sabbaabah | Hintuturo (daliri) |
| 7 | تَسْلِيم | Tasleem | Pagbigkas ng "As-salamu alaykum wa rahmatullaah" |
| 8 | اِسْتِغْفَار | Istighfaar | Paghingi ng kapatawaran sa Allaah |
| 9 | بَعْد | Ba'd | Pagkatapos; Sa huli |
| 10 | قَبْل | Qabl | Bago; Sa simula; Unahan |

## Pangatlong Aralin

# Ang mga Binibigkas sa Salah (2)

### Itatagal:



Isang Oras

### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:



- Matandaan mo ang bibigkasin sa posisyon ng pagkakayuko.
- Matandaan mo ang bibigkasin habang tumatayo mula sa posisyon na pagyuko.
- Matandaan mo ang bibigkasin sa posisyon ng pagpapatirapa.
- Matandaan mo ang bibigkasin sa posisyon nna nakaupo sa pagitan ng dalawang pagpapatirapa.
- Matandaan mo ang bibigkasin sa posisyon na nakaupo sa tashahhud.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Ginagawang Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang una at pangalawang Aralin mula sa yunit ng *Athkarus-Salah.*
- Ang una at pangalawang Aralin mula sa yunit ng Salah

### Kaakibat na Aralin:

- Ang ika-apat na aralin sa yunit ng Salah

# Ang mga binibigkas sa posisyon na nakayuko (ruku')

## Ang binibigkas habang nakayuko

Kapag ikaw ay nakayuko bigkasin ang "*Subhana Rabbiyal Adheem*" ng mahina. Ikaw lang ang nakakarinig kahit na ikaw ang *Imam*, tulad ng makikita mo sa sumusunod na halimbawa:



Ano ang bibigkasin habang nakayuko



سُبْحَانَ رَبِّيَ الْعَظِيمْ

"*Subhana Rabbiyal Adheem*"

**"Luwalhati sa aking Rabb, Ang Pinakadakila."**



## Ang bibigkasin sa pagtayo mula sa pagyuko

Bigkasin ang "*Sami'-Allahu liman hamidah*" nang malakas habang tumatayo mula sa pagkakayuko kapag ikaw ang *Imam*, at mahina naman kapag ikaw ay *ma'mum* o nag-iisa. (Tingnan ang Salah Aralin 2, mula sa mga Aralin ng Salah yunit):



سَمِعَ اللهُ لِمَنْ حَمِدَهْ

"*Sami' Allahu liman hamidah*"

**"Pinakikinggan ng Allah ang mga Pumupuri sa Kanya."**



Ano ang bibigkasin sa Pagtayo mula sa Ruku'

At pagkatapos ay bigkasin ang "*Rabbana wa lakal-hamd*" nang mahina, kung ikaw ang *Imam*, *ma'mum*, o nag-iisa:





رَبَّنَا وَ لَكَ الْحَمْدْ

"*Rabbana wa lakal hamd*"

**"O aming Rabb, ang papuri at kaluwalhatian ay sa Iyo lamang."**

Pagkatapos ng bahagyang pagtigil sa pagkakatayo mula sa pagyuko ay muling bigkasin ang *Takbeer* habang patungo sa pagpapatirapa.

# Ang mga binibigkas sa posisyon na pagpapatirapa (sujood)

## Ang binibigkas habang nakatirapa (*sujood*)

Sa pagpapatirapa ay bigkasin ang "*Subhana Rabbiyal a'laa*", na ang pinakamababang bilang ay isang beses, ngunit ang sunnah ay tatlong beses, at walang masama kung mas marami pa dito. Pagkatapos ay bigkasin muli ang *Takbeer* at maupo ng bahagya bago magpapatirapa ng pangalawang ulit:



Ano ang bibigkasin habang naka-sujood





سُبْحَانَ رَبِّيَ الأَعْلَى

*"Subhana Rabbiyal- a'laa"*

**"Luwalhati sa aming Rabb, ang Kataas-taasan"**



Ano ang bibigkasin sa pagitan ng dalawang sujood



## Ang binibigkas habang naka-upo sa pagitan ng dalawang pagpapatirapa (*sujood*)

Habang ikaw ay naka-upo ng bahagya sa pagitan ng dalawang pagpapatirapa (tulad ng nasa yunit ng Salah, panagalawang aralin) bigkasin ang "*Rabbigh-fir lee*" tulad ng sumunod na halimbawa:



رَبِّ اغْفِرْ لِي

*"Rabbigh-fir lee"*

**"Patawarin mo po ako, O aking Rabb."**

Pagkatapos ng pag-upo na ito ay bigkasin muli ang *Takbeer*, at magpatirapa ng pangalawang beses, pagkatapos ay bigkasin muli ang *Takbeer* at tumayo para isagawa ang pangalawang *Rak'ah*.

# Ang mga binibigkas sa posisyon na naka-upo (juloos)

## Ang bibigkasin habang nakaupo sa unang *Tashahhud* (At-tahiyyat)

Pagkatapos ng pangalawang pagpapatirapa sa pangalawang *Rak'ah* ay umupo para sa unang *Tashahhud* at bigkasin ang sumunusod, na tinatawag na *At-tahiyyat*:



Ang Pagbigkas ng At-Tahiyyat



التَّحِيَّاتُ لِلَّهِ وَالصَّلَوَاتُ وَالطَّيِّبَاتُ اَلسَّلاَمُ عَلَى النَّبِيِّ وَرَحْمَةُ اللهِ وَبَرَكَاتُهُ
اَلسَّلاَمُ عَلَيْنَا وَ عَلَى عِبَادِ اللهِ الصَّالِحِينْ أَشْهَدُ أَنْ لاَ إِلَهَ إِلاَّ اللهُ
وَ أَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً عَبْدُهُ وَ رَسُولُهُ

At-tahiyyatu Lillahi was-salawatu wat-tayyibat.
As-salamu \`alayka ayyuhan-Nabiyyu wa rahmatullahi wa barakatuh.
As-salamu \`alayna wa \`ala \`ibadi-llahis-saliheen.
Ash-hadu an la ilaha illal-lah, wa ash-hadu anna Muhammadan \`ab-duhu wa rasooluh.

Ang lahat ng mga papuri, panalangin, at dalisay na pananalita ay para sa Allah lamang. Ang Kapayapaan ay mapasa iyo O Propeta, at ang Habag at Biyaya ng Allah. Ang Kapayapaan ay mapasa atin at sa mga tapat na mga alipin ng Allah. Ako ay tumitestigo na walang sinuman ang may karapatang sambahin maliban sa Allah, at ako ay tumitestigo na si Muhammad ay alipin at sugo ng Allah.



## Ang bibigkasin sa huling *tashahhud*

Kapag ikaw ay nakaupo na para sa panghuling pag-upo ng *Tashahhud* ay bigkasin ang unang bahagi ng *Tashahhud* (*At-tahiyyat*) at pagkatapos ang pangalawang bahagi: ang ***Salatul-Ibrahimiyah***, na katulad ng sumusunod.



Ang Pagbigkas ng Salatul-Ibrahimiyah



اللَّهُمَّ صَلِّ عَلَى مُحَمَّدٍ وَعَلَى آلِ مُحَمَّدٍ كَمَا صَلَّيْتَ عَلَى إِبْرَاهِيمَ وَ عَلَى آلِ إِبْرَاهِيمَ إِنَّكَ حَمِيدٌ مَجِيدٌ
اللَّهُمَّ بَارِكْ عَلَى مُحَمَّدٍ وَعَلَى آلِ مُحَمَّدٍ كَمَا بَارَكْتَ عَلَى إِبْرَاهِيمَ وَ عَلَى آلِ إِبْرَاهِيمَ إِنَّكَ حَمِيدٌ مَجِيدٌ

***"Allahumma salli 'ala Muhammad, wa 'ala ali Muhammad,***
***Kama sallayta 'ala Ibraheem, wa 'ala ali Ibraheem,***
***innaka hameedun majeed.***
***Allahumma barik 'ala Muhammad, wa 'ala ali Muhammad,***
***Kama barakta 'ala Ibraheem, wa 'ala ali Ibraheem,***
***innaka hameedun majeed."***

O Allah! Ipagkaloob po Ninyo ang kapayapaan at mga biyaya kay Muhammad, at sa kanyang angkan at tagasunod, tulad ng ipinagkaloob Niyo kay Ibrahim at sa mga tagasunod ni Ibrahim. Tunay na Ikaw ay Kapuripuri at Maluwalhati.

O Allah! Pagpalain po Ninyo si Muhammad at ang kanyang angkan at mga tagasunod, tulad ng pagpapalang ipinagkaloob Niyo kay Ibrahim at sa mga tagasunod ni Ibrahim. Tunay na Ikaw ay Kapuripuri at Maluwalhati.

### Ang *Tasleem*

Pagkatapos bigkasin ang *At-tahiyyat* at ang *Salatul-Ibrahimiyah* ay maaring mag-*Du'a* ng kung anong nais mo para sa buhay dito sa mundo at sa kabilang buhay. At pagkatapos ay tatapusin mo ang iyong salah sa pamamagitan ng pagbigkas ng *Tasleem*.

Iharap ang mukha sa kanan at bigkasin ang:



اَلسَّلَامُ عَلَيْكُمْ وَرَحْمَةُ اللهِ

*"As-salamu 'alaykum wa rahmatullah"*

(Ang kapayapaan at biyaya ng Allah ay mapasa inyo.)

at iharap ang mukha sa kaliwa at bigkasin muli ang:



اَلسَّلَامُ عَلَيْكُمْ وَرَحْمَةُ اللهِ

*"As-salamu 'alaykum wa rahmatullah"*

(Ang kapayapaan at biyaya ng Allah ay mapasa inyo.)

## Ang mga binibigkas pagkatapos ng Salah

Pagkatapos ng Salah, inirerekomenda sa Muslim na humiling ng kapatawaran sa Allah ﷻ (*Istighfar*) at bumigkas ng mga *Thikr*. Maraming uri ng mga *Thikr* na nabanggit sa Sunnah ng Propeta ﷺ na dapat pagsikapang gawin ng isang Muslim. Ang pinaka mahalagang dapat mong malaman sa ngayon ay ang *Al-Istighfar* na tatlong beses na inuulit-ulit pagkatapos ng *tasleem*:

أَستَغْفِرُ اللهَ ، أَستَغْفِرُ اللهَ ، أَستَغْفِرُ اللهَ

*Astaghfirullah, Astaghfirullah, Astaghfirullah.*

Oh Allah, patawarin po Ninyo ako [3x]

Pagkatapos bigkasin ang *Al-Istighfar*, bigkasin ang sumusunod:

اللهم أنت السلام ومنك السلام تباركت يا ذا الجلال والإكرام

Allahumma Antas-Salam, Wa minkas-Salam, Tabarakta Yaa Thal-Jalali wal-ikram.

O Allah, Ikaw ang kapayapaan, at sa Iyo nagmumula ang Kapayapaan. Pinagpala Ka, O Ikaw na nagmamay-ari ng kaluwalhatian at karangalan.

Pagkatapos ay bigkasin ang:

لا إله إلا الله وحده لا شريك له ، له الملك وله الحمد وهو على كل شيء قدير. لا حول ولا قوة إلا بالله.
لا إله إلا الله، ولا نعبد إلا إياه. له النعمة وله الفضل وله الثناء الحسن. لا إله إلا الله، مخلصين له الدين ولو
كره الكافرون. اللهم لا مانع لما أعطيت ، ولا معطي لما منعت ، ولا ينفع ذا الجد منك الجد

**(1) La Ilaha Ilallah, Wahdahu la shareeka lah, lahul-mulku wa lahul-hamd, wa huwa 'ala kulli shay-in qadeer.**
**(2) La hawla wa la quwwata illa Billah.**
**(3) La ilaha ill-Allah, wa la na`budu illa iyyah.**
**(4) Lahul-ni`matu wa lahul-fadhl, wa lahuth-thana' al-hasan.**
**(5) La ilaha ill-Allah, mukhliseena lahud-deen, wa law karihal-kafiroon.**
**(6) Allahumma la mani`a lima a`tayt, wa la mu`tiya lima mana`t, wa la yanfa`u thal-jaddi minkal-jadd**

(1) Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Allah. Siya ay nag-iisa at walang katambal. Sa Kanya ang paghahari, at sa Kanya ang lahat ng papuri, At Siya ang may kapangyarihan sa lahat ng bagay.
(2) Walang lakas o kapangyarihan maliban sa Allah.
(3) Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Allah, at wala kaming sinasamba maliban sa Kanya.
(4) Sa Kanya ang lahat ng pabor, biyaya at dakilang pagpupuri.
(5) Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Allah. Taos puso ang aming pananampalataya sa Kanya, kahit ito ay kinamumuhian ng mga walang pananampalataya.
(6) O Allah, walang makakapigil sa mga bagay na Iyong ipagkakaloob at walang makapagbibigay sa anumang bagay na Iyong pinigilan. At walang silbi ang lakas at kapangyarihan ng isang tao laban sa Iyo.

Pagkatapos ay bigkasin ang mga sumusunod (33 beses ang bawat isa). Maaari mong bilangin sa pamamagitan ng iyong mga daliri:

سبحان الله
**"Subhan Allah"** 33x
"Luwalhati sa Allah"

الحمد لله
**"Alhamdu lillah"** 33x
"Ang papuri ay para sa Allah"

الله أكبر
**"Allahu Akbar"** 33x
"Ang Allah ang Pinakadakila"



Kapag nabigkas mo na ang bawat isa ng 33 beses ang kabuuan ay 99, at kukumpletuhin mo ito ng pagbigkas ng:

لا إله إلا الله وحده لا شريك له، له الملك وله الحمد وهو على كل شيءٍ قدير.

**“La Ilaha Ilallah, Wahdahu La shareeka lah, lahul-mulku wa lahul-hamd, wa huwa ‘ala kulli shay’in qadeer.”**

Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Allah. Siya ay nag-iisa at walang katambal. Sa Kanya ang paghahari, at sa Kanya ang lahat ng papuri, at Siya ang may kapangyarihan sa lahat ng bagay.





## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Isulat ang mga binibigkas sa mga sumusunod na posisyon ng Salah:**

a. Sa posisyon ng *Ruku'*, bigkasin ang: ..........

b. Sa pagtayo mula sa *Ruku'*, bigkasin ang: ..........

c. Sa posisyon ng *Sujood*, bigkasin ang: ..........

d. Sa pag-upo sa pagitan ng dalawang *Sujood*, bigkasin ang: ..........

**T2: Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

1. Tatapusin ang Salah sa pamamagitan ng pagbigkas ng: ..........
2. Pagkatapos ng *Tasleem*, bibigkasin ang: .......... 3x
3. Sa pag-upo sa unang *Tashahhud*, bibigkasin ang:

..........

..........

..........

..........

..........

..........

4. Sa pag-upo sa huling *Tashahhud*, bigkasin bilang kadugtong sa unang *Tashahhud* ang:

..........

..........

..........

..........

..........

..........

..........

..........



## Ginagawang Pagsasanay

1. Magsagawa ng dalawang *rak'ah* na binibigkas ang mga *athkar* ng malakas.
2. Pakinggan sa CD o sa Tape ang *At-tahiyyat* at gagayahin ng paulit-ulit.
3. Pakinggan sa CD o sa Tape at pag-aralan ang *Salaatul-Ibraahimiyah*

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | سُبْحَانَ الله | Sub**h**an Allaah | Luwalhati sa Allaah |
| 2 | اَلْحَمْدُلله | Al-**h**amdu Lillaah | Ang papuri ay para sa Allaah |
| 3 | سَمِعَ | Sami' | Naririnig |
| 4 | الأَعْلَى | Al-A'laa | Pangalan ng Allaah, Ang Pinakamataas |
| 5 | الْعَظِيمُ | Al-A**dh**eem | Pangalan ng Allaah, Ang Kataastaasan |
| 6 | الْأَوَّلُ | Al-Awwal | Pangalan ng Allaah, Ang Kauna-unahan |
| 7 | الْأَخير | Al-Akheer | Pangalan ng Allaah, Ang Kahuli-hulian |
| 8 | اللَّهُمَّ | Allaahuma | O Allaah! |
| 9 | يَمِين | Yameen | Kanan |
| 10 | يَسَار | Yasaar | Kaliwa |

*"Kumuha ka (O Muhammad) ng kawanggawa mula sa kanilang kayamanan upang sila ay mapadalisay nito at ito ay lalo pang mag-ibayo, at ikaw ay manalangin sa Allah para sa kanila. Katotohanan, ang iyong panalangin ay kapanatagan para sa kanila. At ang Allah ay lubos na nakakarinig, ang Ganap na Maalam)."* [1]

# Yunit ng Zakah
## (Kawanggawa)



(1) Surah Tawbah 9 : 103

## Talaan ng mga Nilalaman

## Unang Aralin

# Ang Zakah

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maintindihan mo ang kahulugan ng *Zakah*.
- Malaman mo ang mga pakinabang at karunungan ng *Zakah*.
- Malaman mo ang mga alituntunin ng *Zakah*.
- Maipaliwanag mo ang alituntunin sa sinuman na hindi nagbibigay ng *Zakah*.



### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino

## Ang katayuan ng Zakah sa Islam

Ang *Zakah* ay ang ika-3 haligi ng Islam. Ito ay nabanggit sa Qur'an kasama ng Salah nang may 82 beses. Ito ay tinatawag na pagsamba sa pamamagitan ng pinansiyal na pag-aari ng isang Muslim.

## Ang kahulugan ng Zakah

Ang kahulugan sa Salita: Ang salitang *Zakah* ay isang pangalan na hinango sa pandiwang *"Zaka"* na ang ibig sabihin ay **"paglago – pagdami"**, kaya ang *Zakah* ay ang paglago at pagdami.

Ang salitang ito ay nangangahulugan din ng paglilinis at pagdadalisay, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ :

﴿ خُذْ مِنْ أَمْوَالِهِمْ صَدَقَةً تُطَهِّرُهُمْ وَتُزَكِّيهِم بِهَا وَصَلِّ عَلَيْهِمْ إِنَّ صَلَاتَكَ سَكَنٌ لَّهُمْ وَاللَّهُ سَمِيعٌ عَلِيمٌ ﴾

***"Kumuha ka (O Muhammad) ng kawanggawa mula sa kanilang kayamanan upang sila ay mapadalisay nito at ito ay lalo pang mag-ibayo, at ikaw ay manalangin sa Allah para sa kanila. Katotohanan, ang iyong panalangin ay kapanatagan para sa kanila. At ang Allah ay lubos na nakaririnig, ang Ganap na Maalam."*** [1]

Ang kahulugan naman ng *Zakah* sa Islamikong pananaw ay: pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagbibigay ng isinabatas na bahagi ng ibat-ibang uri ng kayamanan sa mga tao o grupo.




(1) Surah At-Tauba 9 : 103

# Ang karunungan (wisdom) mula sa Zakah

Ang *Zakah* ay nakabatay sa katotohanan na ang Allah ﷻ ang totoong nagmamay-ari ng lahat ng mga bagay sa kalangitan at kalupaan, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ :

وَلِلَّهِ مُلْكُ السَّمَاوَاتِ وَالْأَرْضِ وَإِلَى اللَّهِ الْمَصِيرُ

***"At ang Allah ang Nagmamay-ari ng mga kalangitan at kalupaan, at sa Allah ang lahat ay magbabalik.."*** [1]

Samakatuwid, ang lahat ng ginugugol ng mga tao ay mula sa kayamanan ng Allah ﷻ na ipinagkatiwala sa kanila. Ang kanilang pag-gugol bilang pagtalima sa ipinag-utos ng Allah ﷻ ay tanda ng kanilang pananampalataya at pagsunod sa utos ng kanilang *Rabb*, sapagkat likas sa tao ang pagmamahal ng pag-aari at kayamanan. At dahil ginugugol niya ito alang-alang sa Allah ﷻ ay naipapakita niya na inuuna niya ang anuman na Kanyang ipinag-uutos, kahit na mahal niya ang kanyang kayamanan.

### Ang mga sumusunod ay kabilang sa mga karunungan ng Zakah:

1. Nagpapatunay ito ng paniniwala at pananampalataya ng isang Muslim dahil ito ay isa sa pinakamahalagang haligi ng Islam.
2. Ipinapakita nito na totoo ang pananampalataya ng isang nagbibigay ng *Zakah*, dahil kahit gustong-gusto niya ang mga ito ay nagagawa pa rin niyang ipamigay. Kaya kapag nagbigay siya upang kalugdan ng Allah ﷻ, ito ay nagpapatunay na kanyang sinasakripisyo kung ano ang kanyang mahal alang-alang sa Allah ﷻ. Ito ang dahilan kung bakit ito tinawag na *"Sadaqah"*: dahil nagpapakita ng pagiging "totoo" ng sinuman na nagnanais ng kaluguran ng kanyang Tagapaglikha.
3. Nililinis nito ang pag-uugali ng isang tao dahil mapapangalagaan siya mula sa kadamutan at pagiging makasarili, at sinasanay siyang maging mapagbigay at mabuti.
4. Pinupunan nito ang pangangailangan ng mga mahihirap sa lipunan, at naipapakita nito sa komunidad ng Muslim ang tunay na konsepto ng kapatiran sa praktikal na paraan.
5. Pinangangalagaan nito ang lipunan mula sa mga krimen at mula sa iringan sa pagitan ng mahirap at mayaman. Ito ay dahil sa batid ng mga mahihirap na sila ay mayroong bahagi sa kayamanan ng mga mayayaman. Ito ang susi sa katatagan at pagiging matibay ng pamayanan.
6. Itinutulak nito ang isang Muslim sa pagsasaliksik ng kaalaman sa batas ng Islam, dahil ito ang makakatulong sa kanya upang tuparin ang mga tungkulin sa batas ng Islam at pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng liwanag mula sa gabay ng Banal na Qur'an at *Sunnah* ng Propeta ﷺ. Pagsisikapan nila ang pagsaliksik ng kaalaman tungkol sa mga alituntunin ng *Zakah* upang maipamahagi nila sa tamang pamamaraan.
7. Ito ay isang paraan upang pagpalain ng Allah ﷻ ang mga ari-arian ng isang Muslim, upang palaguin at pangalagaan ang mga ito.
8. Sa pamamagitan ng *Zakah*, ang kayamanan ay nagagawang umikot sa lipunan at upang lalong lumago ang ekonomiya ng lipunan.

(1) Surah An-Nur 24 : 42

## Sino ang dapat na magbigay o magbayad ng Zakah?

Ang *Zakah* ay obligado para sa mga Muslim na nagmamay-ari ng ***nisab*** (pinakamaliit na halaga) na pag-aaring kinakailangan kuhanan ng *Zakah* at mayroong sapat na mga kondisyon. Sinabi ng Allah ﷻ sa Qur'an:

﴿ خُذْ مِنْ أَمْوَالِهِمْ صَدَقَةً تُطَهِّرُهُمْ وَتُزَكِّيهِم بِهَا ... ﴾

***"Kumuha ka (O Muhammad) ng kawanggawa mula sa kanilang kayamanan upang sila ay mapadalisay nito at ito ay lalo pang mag-ibayo..."*** [1]

At ang ebidensiya mula sa Sunnah ay: Isinalaysay ni Ibn 'Umar ﷺ: Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: *"Ang Islam ay nakatayo sa limang haligi: Shahadatain, pagsasagawa ng Salah, pagbabayad ng Zakah, pag-aayuno sa buwan ng Ramadhan, at ang Hajj sa Makkah."* [2]

## Ang hatol para sa mga hindi nagbabayad ng Zakah

Ang isang tao na tumatanggi na ang *Zakah* ay obligado para sa isang Muslim ay maituturing na walang pananampalataya (*kafir*). Ang isa naman na naniniwala na ito ay obligasyon ng isang Muslim, subalit hindi naman niya ito binabayaran ay maituturing na *"Fasiq"* (isang tao na gumagawa ng malaking kasalanan). Ang kanyang *Zakah* ay maaaring kunin sa kanya ng sapilitan (kung kinakailangan) ng isang pinuno ng mga Muslim. Maraming mga talata at mga *ahadith* ang nabanggit upang balaan ang mga tao ukol sa mga kaparusahan ng di pagbabayad ng *Zakah* sa Araw ng Muling Pagkabuhay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَالَّذِينَ يَكْنِزُونَ الذَّهَبَ وَالْفِضَّةَ وَلَا يُنفِقُونَهَا فِي سَبِيلِ اللَّهِ فَبَشِّرْهُم بِعَذَابٍ أَلِيمٍ ﴾

﴿ يَوْمَ يُحْمَىٰ عَلَيْهَا فِي نَارِ جَهَنَّمَ فَتُكْوَىٰ بِهَا جِبَاهُهُمْ وَجُنُوبُهُمْ هَٰذَا مَا كَنَزْتُمْ لِأَنفُسِكُمْ فَذُوقُوا مَا كُنتُمْ تَكْنِزُونَ ﴾

***"At silang mga nag-iimbak ng ginto at pilak at hindi ginugugol sa landas ng Allah – ibigay sa kanila ang balita ng isang mahapding parusa. Sa araw na iyon ay paiinitin sa Apoy ng Impiyerno at pagkaraan ito ay itatatak sa kanilang mga noo, sa kanilang mga tagiliran at sa kanilang mga likod, at ang sasabihin sa kanila, ito ang anumang inyong tinipong yaman para sa inyong mga sarili, kaya inyong lasapin ang inyong pinag-ipunan".*** [3]

Isinalaysay ni Abu Hurairah ﷺ na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ : *"Walang sinumang nagmay-ari at nag-impok ng kayamanan (ginto at pilak) at hindi nagbayad ng Zakah bagkus ang kanilang mga kayamanan ay paiinitan sa Apoy ng Impiyerno, ito ay ihuhubog at itatatak sa kanilang mga noo at taligiran at likuran. At sa tuwing lumamig ito ay ibabalik ulit sa init ng apoy, hanggang sa hukuman ng Allah ang Kanyang mga alipin sa araw na ang katumbas ay 50,000 taon. Pagkatapos ay ituturo sa kanila ang kanilang daan, maaaring patungo sa Paraiso o sa Impiyerno."* [4]

(1) Surah At-Tawbah 9 : 103
(2) Bukhari at Muslim
(3) Surah At-Tawbah 9 : 34-35
(4) Muslim



## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

a. Ang kahulugan ng *Zakah* sa Salita: ..................................................................................

b. Ang kahulugan ng *Zakah sa* Islamikong pananaw: ..................................................................

..........................................................................................................................................

c. Kabilang sa mga kabutihan ng *Zakah* at mga benipisyo nito para sa pamayanan at sa bawat isa ay:

1. ..................................................................................................................................

2. ..................................................................................................................................

3. ..................................................................................................................................

d. Ang dapat na magbabayad ng *Zakah* ay: ..................................................................................

..........................................................................................................................................

..........................................................................................................................................

**T2: Ano ang hatol sa sinuman na tumatanggi sa pagiging obligado ng *Zakah*?**

..........................................................................................................................................

**T3: Ano ang hatol sa sinuman na hindi nagbabayad ng *Zakah*?**

..........................................................................................................................................

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | زَكَاة | Zakah | Sambahin ang Allah sa pamamagitan ng pagbibigay ng legal na bahagi ng uri ng kayamanan |
| 2 | مَال | Maal | Kayamanan |
| 3 | عِبَادَةٌ مَالِيَة | 'Ibaadatun Maliyah | Pagsamba sa pamamagitan ng kayamanan |
| 4 | نُمُوّ | Numoo | Paglaki; Pag-usbong; Pagdami |
| 5 | زِيَادَة | Ziyaadah | Karagdagan |
| 6 | صَدَقَة | Sadaqah | Kawanggawa; Limos |
| 7 | نِصَاب | Nisaab | Ang pinakamababang halaga na kapag naabot ay kinakailangan nang magbayad ng Zakah |
| 8 | نَفَقَة | Nafaqah | Gastusin |
| 9 | إِنْفَاق | Infaaq | Paggastos |
| 10 | كَنْز | Kanz | Inipong kayamanan |

## Pangalawang Aralin

# Mga Alintuntunin ng Zakah

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Mabilang ang mga kondisyon ng *Zakah*.
- Matandaan ang mga uri ng kayamanan na dapat kuhanan ng *Zakah*.
- Maniwala sa kahalagahan ng *Zakatul-Fiṭr*.
- Maintindihan ang kahulugan ng *Zakatul-Fiṭr*.
- Matandaan kung kailan ibibigay ang *Zakatul-Fiṭr*.
- Malaman kung ilan ang halaga ng *Zakatul-Fiṭr*.



### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino

### Kinakailangang napag-aralan na:

- Unang Aralin sa Yunit ng *Zakah*

# Ang Mga Kondisyon ng Zakah

1. **Islam**: Ang *Zakah* ay isang gawaing pagsamba, at tatanggapin lamang mula sa isang Muslim.
2. **Pagmamay-ari**: ang kayamanan ay kumpletong pag-aari at walang pangamba sa pagkasira o pagkawala, at maaaring gamitin ng may-ari sa lahat ng panahon. Halimbawa, ang kayamanan na ibinigay (*waqf*) para sa mga mahihirap, mga *Masjid,* o sa mga organisasyon para sa kawanggawa ay walang *Zakah*.
3. ***Nisab***: ito ay ang pinakamaliit na halaga na dapat na naipon ng isang Muslim upang ang *Zakah* ay maging obligado para sa kanya. Ang bawat ari-arian ay may iba't ibang alituntunin upang maging obligado ang pagbibigay ng *Zakah para* dito. Ang *nisab* ng ginto ay iba sa *nisab* ng hayop at bawat uri ng ari-arian ay mayroong nakatakdang *nisab*.
4. **Paglipas ng Isang Buong Taon**: Kailangan na naging pag-aari ng tao ang *nisab* sa loob ng isang buong taon (Kalendaryong Islamiko). Kapag hindi umabot sa *nisab* ang halaga ng kayamanan bago makumpleto ang isang buong taon ay hindi kailangang magbigay ng *Zakah*. Sa ganitong paraan nahihimok ang isang Muslim na mamuhunan ng kanyang kayamanan at hindi itatago lamang at hindi gagamitin, upang siya at ang kanyang pamamayan ay makinabang mula sa kanyang kinita. Hindi kasama ang mga pananim sa kondisyon ng paglipas ng isang buong taon dahil ang *Zakah* ng mga ito ay ibinibigay pagkatapos ng anihan, kung ang nisab ay naabot. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَءَاتُوا۟ حَقَّهُۥ يَوْمَ حَصَادِهِۦ... ﴾

***"Magbigay ng karampatang kabayaran sa araw ng pag-ani nito."*** [1]

# Mga ari-arian na kinakailangang kuhanan ng Zakah

**Ang Zakah ay dapat bayaran mula sa sumusunod na mga ari-arian:**

1. **Ginto at Pilak**: Ang nisab ng ginto ay kinakailangang umabot ng 85 gramo, at 595 gramo naman para sa pilak. Ito ay kinakailangan na naging pag-aari sa loob ng isang taon (kalendaryong *Hijri*). Kapag naabot ang dalawang kondisyon na ito, kinakailangan itong kunan ng 2.5% bilang *Zakah*.

   Pareho din ang kondisyon para sa lahat ng uri ng salapi. Kapag ang salapi ay naging pag-aari sa loob ng isang buong taon at nakaabot ng Nisab ay kinakailangang kunan ng 2.5% mula sa halaga nito bilang *Zakah*, sa pamamagitan ng paghahati ng salapi sa 40 na bahagi. Halimbawa: P10,000/40 = P250. Ito ang halaga ng zakah na dapat bayaran
2. ***Zakah* para sa mga negosyo at mga panindang bagay**: Kabilang dito ang anumang gagamitin sa pangne-negosyo upang kumita. Ang lahat ng kayamanang pag-aari ng isang tao na balak niyang ipang-negosyo ay dapat bayaran ang *Zakah*. Kabilang din sa pakikipagkalakal ang kabahagi (shares of stock) ng isang Muslim sa mga kumpanya.
3. **Ang mga hayop**: Kamelyo, Baka, Tupa at Kambing.
4. **Ang mga produkto ng lupa**: Kabilang dito ang mga butil, bungang-kahoy at mga produkto ng agrikultura.

Ang kabuuang paliwanag para sa mga ari-arian na dapat bayaran ang *Zakah* ay nasa ikalawang baytang sa kapahintulutan ng Allah ﷻ.

(1) Surah Al-An'am 6 : 141

# Ang *Zakatul-Fitr*

Ito ay kawanggawa mula sa pagkain na ibinibigay ng isang Muslim pagkatapos ng buwan ng *Ramadhan*. Tinawag ito na *Zakatul-Fitr* hango sa pagtigil ng pag-aayuno ng *Ramadhan* (*Fitr*). Ang layunin nito ay upang linisin ang isang nag-aayuno mula sa hindi kanais-nais na nagawa o nasabi sa panahon ng *Ramadhan* na nakababawas sa gantimpala ng isang nag-aayuno at nakasisira sa pag-aayuno nito.

Sinabi ni Ibnu Abbas ﷻ: "***Ipinag-utos ng Propeta ang pagbibigay ng Zakatul-Fitr upang linisin ang nag-aayuno mula sa mga masasamang nagawa o salita sa panahon ng Ramadhan, at upang maipakain sa mga nangangailangan. Ang sinumang nagbigay nito bago ang Salatul-'Eid ay nakapagbigay ng katanggap-tanggap na Zakah, at sinuman ang nagbigay nito pagkalipas na ng Salatul-'Eid ay nagiging isa na lamang itong ordinaryong kawanggawa (sadaqah)***". [1]

Maliwanag mula sa *Hadith* na ito na ang *Zakatul-Fitr* ay obligado sa bawat isang Muslim, bata o matanda, lalaki o babae, kapag mayroon siyang sobrang pagkain na kanyang kailangan sa araw ng *'Eidul-Fitr*.

Obligado rin ito sa kung sino ang ipinanganak o yumakap ng Islam sa gabi bago mag *'Eidul-Fitr* pagkatapos lumubog ang araw sa huling araw ng buwan ng *Ramadhan*. Kanais-nais naman ito ngunit hindi obligado para sa sanggol na nasa sinapupunan pa lamang.

### Anong oras dapat ibigay ang *Zakatul-Fitr*?

Dapat itong ibigay bago ang Salah *ng 'Eidul-Fitr*. Maaari din ibigay ito ng isa o dalawang araw bago matapos ang buwan ng *Ramadhan*, tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ: *"Sinuman ang magbigay nito bago ang Salatul-'Eid ito ay katanggap-tanggap na Zakah, at sinuman ang magbigay nito ng pagkatapos ng Salatul-'Eid ay isa na lamang itong Sadaqah"*. [2]

### Ano ang halaga ng *Zakatul-Fitr*?

Ang Propeta ﷺ ay naglagay ng hangganan para sa *Zakatul-Fitr* na isang *sa'a* (sukat na katumbas ng apat na punong magkadikit na kamay ng isang lalaking katamtaman ang laki) mula sa pagkain, tulad ng *Hadith* ni Ibnu 'Umar ﷻ: "***Ipinag-utos ng Propeta ang Zakatul-Fitr sa Ramadhan ng isang sa'a na datiles o sebada (barley) para sa alipin at malayang tao, lalaki at babae, bata at matanda mula sa mga Muslim, at kanyang ipinag-utos na ibibigay ito bago lalabas ang mga tao patungong Salatul-'Eid***". [3]

Ang obligado ay isang *sa'a* sa lahat ng uri ng pagkain na tulad ng *sa'a* ng Propeta ﷺ. Ang *sa'a* ay katumbas ng apat na *mudd*. Ang isang *mudd* ay katumbas ng punong magkadikit na kamay ng isang lalaking katamtaman ang laki, hindi matangkad at hindi mababa.

Maaaring ibigay ito ng isang Muslim mula sa kung ano ang uri ng kinakain sa kanyang bayan gaya ng bigas, trigo, mais o iba pa, kahit hindi nabanggit sa *Hadith* na ito. Hindi maaaring ibigay ang katumbas na halaga nito sa pera dahil ang sinabi ng Propeta ﷺ ay pagkain hindi pera.

(1) Abu Dawood at Ibn Majah
(2) Abu Dawood at Ibn Majah
(3) Bukhari



## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

a. Ang *nisab* ng ginto ay: .................... at ang *nisab* ng pilak ay: ........................

b. Ang *Zakatul-Fitr* ay obligado sa bawat: ..................................................

..........................................................................................

c. Ang halaga ng *Zakatul-Fitr* ay: ..........................................................

obligadong ibigay ito bago ang: ............................................................

at maaari rin ibigay bago: ..................................................................

d. Ang hatol sa pagbibigay ng *Zakah* para sa sanggol sa sinapupunan ay: .................

..........................................................................................

**T2: Anu-ano ang mga kondisyon upang maging obligado ang *Zakah*?**

1. ..........................................................................................
2. ..........................................................................................
3. ..........................................................................................
4. ..........................................................................................
5. ..........................................................................................

**T3: Isulat ang mga pag-aari na dapat binabayaran ang *Zakah*:**

1. ..........................................................................................
2. ..........................................................................................
3. ..........................................................................................
4. ..........................................................................................

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | حَوْل | Hawl | Isang buong taon (Kalendaryong Hijri) |
| 2 | نَقْد | Na**q**d | Pera, Salapi |
| 3 | ذَهَب | **Th**ahab | Ginto |
| 4 | فِضَّة | Fi**dh**-**dh**ah | Pilak (eng. Silver) |
| 5 | صَاعَ | Sa'a | Sukat na katumbas ng apat na ***mudd*** |
| 6 | مُدّ | Mudd | Sukat na katumbas ng isang punong magkadikit na kamay ng isang lalaking katamtaman ang laki. |
| 7 | فَقِير | Faqeer | Dukha; Mahirap; Pulubing nanglilimos |
| 8 | مِسْكِين | Miskeen | Gipit sa buhay; Nangangailangan, ngunit hindi nanglilimos |
| 9 | فِطْر | Fitr | Pagtigil ng pag-aayuno |
| 10 | طَعَام | Ta'aam | Pagkain |

***"O kayong mga mananampalataya! Ang pag-aayuno ay ipinag-utos sa inyo, na kagaya ng pag-uutos sa mga nangauna sa inyo, upang kayo ay maging Al-Muttaqun." (magkaroon ng takot sa Allah).*** [1]

# Yunit ng Siyam

## (Pag-aayuno)



(1) Surah Al-Baqarah 2 : 183

## Talaan ng mga Nilalaman

## Unang Aralin

# Ang Pag-aayuno

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maintindihan ang kahulugan ng *Siyam* (pag-aayuno).
- Matandaan ang mga alintuntunin ng pag-aayuno sa buwan ng *Ramadhan*.
- Malaman ang kabutihan na dulot ng pag-aayuno.
- Maipaliwanag ang karunungan (wisdom) sa pag-aayuno.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Pag-aaral ng panimula

### Kaakibat na aralin:

- Pag-aaral ng Yunit ng *Taharah*

# Ang Kahulugan ng Siyam (Pag-aayuno)

**Ang kahulugan sa salita ay:** Pagpigil. ito ay hinango mula sa pandiwang ***"sama"*** na ang ibig sabihin sa wikang Arabe ay "hawakan o pigilin".

**Ang kahulugan sa Islamikong pananaw ay:** Ang pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pag-iwas sa pagkain, inumin at sa pakikipagtalik sa asawa, ganundin sa lahat ng mga gawaing makasisira ng pag-aayuno, mula sa bukang-liwayway hanggang sa paglubog ng araw.

# Ang Pag-aayuno sa buwan ng Ramadhan

Ang *Siyam* ay ang ika-apat sa mga haligi ng Islam. Ang buwan ng *Ramadhan* ay ang ika-9 na buwan sa kalendaryong *Hijri* (Kalendaryong Islamiko) na nakabatay sa buwan (moon). Kaya ang buwan ng *Ramadhan* ay iba-iba ang kapanahunan ng taon, minsan ay sa panahon ng tag-lamig, minsan naman ay sa panahon ng tag-init. Ang buwan ng *Ramadhan* ay maaari ding 29 araw o 30 araw, sapagkat ang simula ng mga buwan (*months*) ay naka-batay sa paglabas ng *hilaal* o bagong-buwan (*new moon*) sa kanluran, kaya hindi magkakatulad ang mga buwan.

# Kailan magsisimula at magtatapos ang buwan ng Ramadhan?

Ang buwan ng *Ramadhan* ay magsisimula kapag nakita na ang *hilaal* sa huling araw ng buwan ng *Sha'ban* (ika-8 buwan sa kalendaryong *Hijri*). Sinabi ng Allah ﷻ :

﴿ فَمَنْ شَهِدَ مِنكُمُ الشَّهْرَ فَلْيَصُمْهُ ﴾

***"Sinuman sa inyo ang makakita ng buwan (ng Ramadhan) ay dapat mag-ayuno."*** [(1)]

Ang buwan ng *Ramadhan* ay ang ika-9 na buwan sa kalendaryong *Hijri*. Ang buwan ng Arabe ay nakabatay sa *hilaal* o bagong-buwan (*eng. new moon*) kung kaya minsan ito ay 29 araw, minsan naman ay 30 araw. Ang bawat buwan ay magsisimula sa paglabas ng *hilaal*. Magsisimula ang pag-aayuno sa buwan ng *Ramadhan* kapag nakita ang *hilaal*. Kapag hindi nasilayan ang *hilaal* ng *Ramadhan* sa ika-29 araw ng *Sha'ban* ay kukumpletuhin ang bilang ng *Sha'ban* ng 30 araw, at magsisimula na ang pag-aayuno pagkatapos nito.

Sinabi ni Ibn Umar ؓ: Sinabi ng Propeta ﷺ : *"Huwag magsimulang mag-ayuno (sa Ramadhan) hangga't hindi ninyo nakikita ang bagong buwan, at huwag tapusin ang pag-aayuno hanggang sa makita ninyo ito; subalit kung maulap ang panahon, tuusin na lamang ito (kung ilang araw ang para sa buwang iyon)."* [(2)]

At hindi maaaring magsimulang mag-ayuno ng isa o dalawang araw bago mag-umpisa ang buwan ng *Ramadhan* bilang pagbabaka-sakali sapagkat ipinagbawal ito ng Propeta ﷺ.

Isinaad ni Abu Hurairah ؓ: Sinabi ng Propeta ﷺ : *"Huwag mag-ayuno ng isa o dalawang araw bago ang buwan ng Ramadhan, maliban sa isang tao na nakagawian na ang magsagawa ng pag-aayuno; maaari siyang mag-ayuno sa mga araw na yaon."* [(3)]

(1) Surah Al-Baqarah 2 : 185
(2) Bukhari at Muslim
(3) Bukahri at Muslim

Ngunit ang pag-aayuno ay pinahihintulutan kapag tumapat ang huling araw ng buwan ng *Sha'ban* sa nakagawian nang pag-aayuno ng isang Muslim tulad ng pag-aayuno ng Huwebes o Lunes, dahil ang kanyang intensiyon ay hindi ang iwasan ang posibilidad na ang araw na iyon ay posibleng araw na ng *Ramadhan*.

Ang buwan ng *Ramadhan* ay magtatapos kapag nakita na ang *hilaal* ng *Shawwal* (ika-10 buwan ng kalendaryong hijri). Kung kaya, dapat abangan sa ika-29 ng *Ramadhan* ang paglabas ng *hilaal* ng Shawwal. Ang sinumang makakita nito ay dapat ipagbigay alam ito sa mga kinauukulan. Kailangan din na mayroong makasaksi na dalawang Muslim bago mapatunayan ang paglabas ng *hilaal*, hindi katulad sa simula ng *Ramadhan* na isang Muslim lamang ang kinakailangang makakita ng *hilaal*.

## Kabutihan ng pag-aayuno

Ang pag-aayuno ay isang dakilang pagsamba sa Allah ﷻ at ang gantimpala nito ay walang nakakabatid maliban sa Allah ﷻ:

Isinalaysay ni Abu Hurayrah رضي الله عنه: sinabi ng Propeta ﷺ na sinabi ng Allah ﷻ: *"Ang lahat ng gawa ng angkan ni Adam ay para sa kanya maliban sa Siyam sapagkat ito ay para sa Akin at Ako ang magbibigay ng gantimpala sa kanya. Ang pag-aayuno ay tulad ng isang kalasag. Sa loob ng araw na nag-aayuno ang isang tao ay iniiwasan niya ang lahat ng pagnanasa sa asawa at lahat ng masamang gawain. Kapag ang isang nagaayuno ay iniinsulto o inaaaway ng ibang tao, ang sasabihin niya ay 'ako ay nag-aayuno'. Sumumpa ang Propeta Muhammad sa Kanya na may hawak ng kanyang buhay na ang hindi kanais-nais na amoy ng bibig ng isang nag-aayuno ay mas mabango kaysa sa pabangong musk sa paningin ng Allah. At mayroong dalawang kasiyahan sa taong nag-aayuno: nasisiyahan siya kapag tinapos ang kanyang pag-ayuno at kapag nakatagpo na niya ang kanyang Rabb".* [1]

Isinalaysay ni Sahl رضي الله عنه: sinabi ng Propeta ﷺ: *"Katunayan, mayroong pintuan sa paraiso na ang pangalan ay Ar-Rayyan. Dito pumapasok ang mga nag-aayuno pagdating ng araw ng muling pagkabuhay at walang sinumang makakapasok dito maliban sa kanila. Sasabihin sa kanila: "nasaan na ang mga nag-aayuno?" Kung kaya tatayo sila upang pumasok. Walang sinumang makakapasok maliban sa kanila, at isasara na ito kapag nakapasok na sila."* [2]

## Ang karunungan (wisdom) ng Pag-aayuno

Ang pangunahing layunin ng Ppag-aayuno ay upang makamit ang pagiging matuwid at magkaroon ng takot sa Allah ﷻ, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

يَا أَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُوا كُتِبَ عَلَيْكُمُ الصِّيَامُ كَمَا كُتِبَ عَلَى الَّذِينَ مِنْ قَبْلِكُمْ لَعَلَّكُمْ تَتَّقُونَ

***"O kayong mga mananampalataya! Ang pag-aayuno ay ipinag-utos sa inyo, katulad ng pag-uutos nito sa mga taong nauna sa inyo, upang kayo ay maging Al-Muttaqun (matuwid at may takot sa Allah)."*** [3]

(1) Bukhari at Muslim
(2) Bukhari at Muslim
(3) Surah Al-Baqarah 2 : 183

Tunay na ang isang Muslim ay nag-aayuno bilang pagsunod sa kautusan ng Allah ﷻ. Batid man niya o hindi ang karunungan na nakapaloob sa kautusang ito, ginagawa niya ang pag-aayuno dahil ito ay ipinag-utos sa kanya ng kanyang Tagapaglikha at Panginoon, at ganoon din sa lahat ng uri ng pagsamba. Subalit hindi naman nangangahulugan na hindi na natin aalamin ang karunungan na makukuha sa kautusang ito. Batid natin na anumang kautusan na nagmula sa Allah ﷻ ay may karunungang dulot at lohikal na kadahilanan na maaaring alam natin o hindi. Bagamat hindi natin ito alam sa ngayon, maaaring ang mga susunod na henerasyon ang makatutuklas at makababatid. Tulad ng mga kapakinabangang pangkalusugan na natuklasan ng mga dalubhasang mang-gagamot na dulot ng pag-aayuno dahil sa progreso ng medisina.

**Ang ilan sa mga karunungan at benepisyo ng pag-aayuno ay ang mga sumusunod:**

1. Itinuturo nito sa isang Muslim ang prinsipyo ng katapatan at kadalisayan. Ang pag-aayuno ay isang lihim na pagsamba sa Allah ﷻ na walang nakakaalam at walang nakakakita maliban sa Allah ﷻ, dahil kapag ang isang Muslim ay nag-iisa kaya niyang kumain at uminom na walang nakakakita sa kanya, ngunit ang pumipigil lamang sa kanya ay ang katapatan at pagmamahal niya sa Allah ﷻ.
2. Ang pag-aayuno ng isang Muslim ay tanda ng kanyang katiyakan sa mga pangako ng Allah ﷻ at pagtitiwala sa napakaraming gantimpala mula sa Allah ﷻ para sa sinuman na sumunod sa Kanyang mga kautusan. Pinipigil at tinitiis niya ang mga bagay na nais ng kanyang sarili dahil sa pag-asa at pangarap sa mga gantimpalang pangako ng kanyang *Rabb*.
3. Tinuturuan ang isang Muslim ng kahulugan ng pagmamasid ng Allah ﷻ sa praktikal na paraan. Walang nakakakita sa kanyang pag-aayuno maliban sa Allah ﷻ at ito ang nagsasanay sa kanya sa pagmamasid ng Allah ﷻ sa lahat ng kanyang mga gawain sa kanyang buhay. Hindi siya sasalungat sa mga kautusan ng Allah ﷻ habang siya ay nabubuhay, at hindi na nangangailangan pa ng tagabantay mula sa kinauukulan upang gampanan ang kaniyang tungkulin.
4. Tinuturuan ang isang Muslim ng pagiging mapag-pasensiya at matiisin at magkaroon ng kakayahang kontrolin at pagbawalan ang kanyang sarili sa mga bawal na pagnanasa. Sinuman ang kaya na magpigil sa pagkain at pag-inom samantalang ito ang mga pangunahing kailangan ng buhay ay kaya rin niyang umiiwas at layuan ang mga ibang bagay na hindi naman gaano kailangan sa kanyang buhay tulad ng paninigarilyo.
5. Tinuturuan siya na madama ang nararamdamang paghihirap ng ibang mga tao. Sa tuwing makakaramdam siya ng gutom at uhaw ay maaalala niya ang nadarama ng milyon-milyong mga tao na walang makain, kung kaya magkakaroon siya ng awa para sa kanila at kaagad siyang tutulong sa kanila at siya ay magpapasalamat sa Allah ﷻ sa kanyang mga biyaya na hindi ibinigay sa iba.
6. Ang pag-aayuno ay nagpapalaya sa isang Muslim sa kontrol ng mga bagay na nakagawian. Ang kanyang kakayahang mapalaya ang sarili sa kinasanayang pagkain at pag-inom at iba pang nakakasira ng pag-aayuno sa loob ng naitalagang mga oras ay nagbibigay ng tiwala sa kanyang sarili na kaya niyang umiwas sa kahit anong iba pang kinasanayan at hindi siya magiging bihag nito.
7. Makakamit niya ang ibig sabihin ng kapatiran ng mga Muslim sa Islam, sapagkat ang lahat ng mga Muslim ay nag-aayuno at tumitigil ng pag-aayuno ng parehong oras.
8. Makakamit niya ang ibig sabihin ng *Taqwa* (pagkatakot sa Allah ﷻ) sa pamumuhay ng isang Muslim, at ito ang pinaka hinahangad sa pag-aayuno, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ: ***"upang kayo ay maging Al-Muttaqun (may tunay na pagkatakot sa Allah)"***. [1]

(1) Surah Al-Baqarah 2 : 183



# Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

a. Ang ibig sabihin ng *Siyam* sa Salita ay: ..................................................

at ang ibig sabihin ng *Siyam* sa Islamikong Pananaw ay: ..................................................

..................................................

b. Mag-uumpisa ang buwan ng *Ramadhan* kapag: ..................................................

..................................................

at magtatapos naman kapag: ..................................................

c. Ang hinahangad sa pag-aayuno ay upang makamit ang: ..................................................

..................................................

d. Ang buwan ng *Ramadhan* ay ika: .................. sa kalendaryong Hijri.

**T2: Magbigay ng mga kabutihan ng pag-aayuno, at mga benepisyo nito?**

1. ..................................................

..................................................

2. ..................................................

..................................................

3. ..................................................

..................................................

4. ..................................................

..................................................

5. ..................................................

..................................................

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | صَوْم أو صِيَام | **S**awm o **S**iyam | Pag-aayuno |
| 2 | رَمَضَانٌ | Rama**dh**aan | Pangalan ng ika-siyam na buwan ng kalendaryong Hijri |
| 3 | إِفْطَار | If**t**aar | Pagtigil ng pag-aayuno |
| 4 | غُرُوب | **Gh**uroob | Paglubog ng araw |
| 5 | هِلَال | **H**ilaal | Bagong buwan |
| 6 | عِيد | 'Eid | Pagdiriwang |
| 7 | شَهْر | Shah-r | Buwan (eng. Month) |
| 8 | تَقْوِيم | Taqweem | Kalendaryo |
| 9 | أَحْكَام | A**h**kaam | Hukom; Hatol; Panuntunan; Alituntunin |
| 10 | إِمْسَاك | Imsaak | Pangilin; Pagpipigil |

## Pangalawang Aralin

# Ang mga alituntunin ng Pag-aayuno

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maibigay ang mga kondisyon ng pag-aayuno.
- Maipaliwanag ang mga alituntunin ng pag-aayuno.
- Malaman ang oras ng pag-aayuno.
- Matandaan mo ang mga magpapawalang-bisa ng pag-aayuno.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Unang aralin sa Yunit ng Siyam
- Mga aralin sa Yunit ng Taharah

# Ang Mga Kondisyon ng Pag-aayuno

Ang pag-aayuno sa buwan ng *Ramadhan* ay obligado para sa bawat isang Muslim sa mga sumusunod na kondisyon:

1. **Muslim:** Ang pag-aayuno ay isang gawaing pagsamba sa Allah ﷻ. Ang lahat ng uri ng pagsamba ay hindi tatanggapin maliban sa isang Muslim, na kung kaya kahit pa mag-ayuno ang isang *kafir* (walang pananampalataya) ay hindi ito tatanggapin mula sa kanya.
2. **Tamang gulang at tamang pag-iisip:** Ang tamang gulang ay ang sinuman na umabot ng gulang na dapat nang magsagawa ng mga ipinag-uutos sa Islam. Ang batang maliit ay hindi obligadong mag-ayuno, ngunit kanais-nais ito bilang pagsasanay para sa kanya. At kapag batid na niya ang pagitan ng masama at mabuti ang kanyang pag-aayuno ay magiging tama. Ang tamang pag-iisip naman ay ang hindi nasisiraan ng bait dahil sa pagkabaliw o katandaan, kaya hindi tama ang pag-aayuno ng sinuman na wala sa tamang pag-iisip sapagkat hindi ito nagkakaroon ng *Niyyah* (intensyon).
3. **May kakayahang mag-ayuno:** Hindi nakakasira sa kanyang kalusugan at buhay. Sinuman ang walang kakayahan dahil sa katandaan o sakit na walang lunas ay hindi na dapat mag-ayuno ngunit dapat magpakain ng isang *Miskin* (mahirap) sa bawat araw ng *Ramadhan*. Isinalaysay ni Ibnu Abbas ؓ: *"Pinapayagan ang sinumang ubod ng katandaan na hindi na mag-aayuno at siya ay magpapakain na lamang sa bawat araw ng isang Miskin at hindi na kailangan pang magbayad ng pag-aayuno".* [1]
4. **Nasa kanyang lugar ng tirahan:** Ang manlalakbay ay hindi kinakailangan mag-ayuno ngunit dapat niyang bayaran ang mga araw na hindi siya nag-ayuno kapag nakabalik na sa kanyang bayan kung ang kanyang paglalakbay ay hindi para sa mga ipinagbabawal (***h**aram*).
5. **Kapag walang nakahahadlang:** Tulad ng regla ng babae at pagdurugo na sanhi ng panganganak para sa mga kababaihan. Ipinagbabawal na mag-ayuno ang babae sa katayuang ito ngunit dapat pagbayaran ang mga araw na hindi nakapag-ayuno sa buwan ng *Ramadhan* pagkatapos ng regla o mawala na ang pagdurugo.

Ang lahat ng nabanggit ay mga kondisyon na dapat makamit upang maging obligado ang pag-aayuno, kaya hindi obligado ang pag-aayuno sa sinuman na wala ang isa man sa mga nabanggit na mga kondisyong ito.

Mayroong pang isang mahalagang kondisyon upang maging tama ang pag-aayuno: ang *Niyyah* (intensyon). Sinuman ang nagnanais na mag-ayuno ng obligadong pag-aayuno tulad ng *Ramadhan*, o magbayad ng araw ng pag-aayuno sa *Ramadhan* ay kinakailangang magkaroon ng intensyon sa gabi bago ang araw ng pag-aayuno, tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ *"Sinuman ang hindi nakapag-intensyon sa gabi bago ang araw ng pag-aayuno bago sumikat ang bukang-liwayway ay hindi nakapag-ayuno".* [2]

Hindi na kinakailangang magkaroon ng intensyon sa gabi para sa mga boluntaryong pag-aayuno. Maaari siyang mag-intensyon bago mag tanghali kung hindi siya nakagawa ng anuman na makakasira ng pagaayuno, tulad ng isinalaysay ni A'isha ؓ: *Isang araw dumating ang Propeta at nagsabi: "Mayroon bang kahit na anong makakain?" Sinabi namin: "wala". Sinabi niya: "Kung ganoon ako ay nag-aayuno." Isang araw dumating naman siya at sinabi namin: "Mayroon nagregalo sa atin ng Hais (pagkain)." Sinabi niya: "Ipakita mo sa akin sapagkat ako ay nag-aayuno mula pa kaninang umaga," at siya ay kumain.* [3]

(1) Isinalaysay ni Al-Daraqutni at al-Hakim at ito ay Saheeh
(2) Isinalaysay ng Lima
(3) Isinalaysay ni Muslim

# Mga alituntunin ng pag-aayuno sa buwan ng Ramadhan

Ang pag-aayuno sa buwan ng *Ramadhan* ay obligado sa bawat Muslim na nasa tamang gulang at pag-iisip. Tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَاأَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُوا كُتِبَ عَلَيْكُمُ الصِّيَامُ كَمَا كُتِبَ عَلَى الَّذِينَ مِنْ قَبْلِكُمْ لَعَلَّكُمْ تَتَّقُونَ ﴾

***O kayong mga mananampalataya! Ang pag-aayuno ay ipinag-uutos sa inyo, katulad ng pag-uutos nito sa mga taong nauna sa inyo, upang kayo ay maging Al-Muttaqun (may tunay na pagkatakot sa Allah).*** [1]

at sinabi rin ng Allah ﷻ:

﴿ شَهْرُ رَمَضَانَ الَّذِي أُنزِلَ فِيهِ الْقُرْآنُ هُدًى لِلنَّاسِ وَ بَيِّنَاتٍ مِنَ الْهُدَى وَالْفُرْقَانِ فَمَنْ شَهِدَ مِنْكُمُ الشَّهْرَ فَلْيَصُمْهُ ﴾

***Buwan ng Ramadhan kung kailan ipinahayag ang Qur'an bilang gabay sa sangkatauhan, ganundin naman bilang maliwanag na palatandaan na gabay at sa paghatol (sa pagitan ng tama at mali). Sinuman sa inyo ang naroroon sa kani-kanilang mga tahanan sa panahong ito, gugulin ito sa pag-aayuno.*** [2]

At ang katibayan mula sa sunnah ng Propeta ﷺ ay: Isinalaysay ni Abdullah bin 'Umar ibn al-Khattab ﷺ, sinabi niya: Narinig ko ang Propeta Muhammad ﷺ na nagsabi: *"Ang Islam ay nakabatay sa limang haligi; pagtestigo na walang sinuman ang may karapatang sambahin kundi ang Allah at si Muhammad ay Kanyang Sugo, pagsasagawa ng Salah, pagbabayad ng Zakah, Pag-aayuno sa buwan ng Ramadhan at ang Hajj sa Bahay ng Allah."* [3]

Ang mga maysakit at manlalakbay ay pinapahintulutan na huminto sa pag-ayuno. Ganoon din ang babaing nagdadalang-tao kapag natatakot siya para sa kanyang sarili o sa kanyang anak sa sinapupunan, pati na rin ang babaing nagpapasuso ng kanyang anak kapag nangangamba para sa kaniyang anak.

Sinuman ang nakasira ng kanyang pag-aayuno na may sapat na dahilan ay dapat din bayaran pagkatapos ng *Ramadhan*. At ang mga kapaliwanagan ay matutunghayan sa pangalawang baytang sa kapahintulutan ng Allah ﷻ.

## Ang oras ng pag-aayuno

Ang pag-aayuno ay magsisimula sa madaling-araw sa pagpasok ng oras ng *Salatul-Fajr*, hanggang sa paglubog ng araw sa oras ng *Salatul-Maghrib*. Ang isang nag-aayuno ay hindi dapat kumain o uminom o di kaya'y gumawa ng anumang nakakasira ng pag-aayuno sa buong maghapon. Sinabi ng Allah ﷻ sa Qur'an:

﴿ وَكُلُوا وَاشْرَبُوا حَتَّى يَتَبَيَّنَ لَكُمُ الْخَيْطُ الأَبْيَضُ مِنَ الْخَيْطِ الأَسْوَدِ مِنَ الْفَجْرِ ثُمَّ أَتِمُّوا الصِّيَامَ إِلَى اللَّيْلِ ﴾

***...at kumain at uminom hanggang sa ang puting hibla (liwanag) ng bukang liwayway ay magpakita sa inyo, na magpapa-iba sa itim na hibla (kadiliman ng gabi), at pagkatapos ay kumpletuhin ang inyong pag-aayuno hanggang sa pagdating ng gabi...*** [4]

Ang katibayan mula sa Sunnah ng Propeta ﷺ Sinabi ni 'Umar ﷺ: sinabi ng Propeta ﷺ *"Sa pagdating ng gabi, pagkawala ng liwanag at paglubog nang araw, ang nag-aayuno ay dapat nang huminto sa pag-aayuno (para sa araw na yaon)."* [5]

(1) Surah Al-Baqarah 2 : 183 (2) Surah Al-Baqarah 2 : 185
(3) Isinalaysay ni Bukhari at Muslim (4) Surah Al-Baqarah 2 : 187
(5) Isinalaysay ni Bukhari at Muslim

## Mga nakasisira ng Pag-aayuno

**Dapat iwasan ng isang nag-aayuno ang lahat ng nakakasira ng pag-aayuno, tulad ng:**

1. Pagkain, pag-inom, o anuman na nagbibigay ng sustansya sa katawan, gaya ng pagtuturok ng mga likido na pinapadaan sa ugat (*I.V. liquids*) gaya ng dextrose. Sinuman ang gumawa nito at alam niya na makakasira ito ng pagaayuno at alam niya na siya ay nag-aayuno at ginawa pa rin niya ito, ay nasira niya ang kanyang pag-aayuno. Dapat niyang bayaran ang araw na ito ng pag-aayuno. Ngunit hindi masisira ang pag-aayuno kung ito ay nagawa dahil sa pagkalimot, kaya dapat ituloy ang pag-aayuno at walang dapat bayaran.
2. Sinadyang pagsusuka.
3. May regla at ang dinudugo dahil sa panganganak.
4. Ang pakikipagtalik sa asawa sa araw ng *Ramadhan*.
5. Sinadyang pagpapalabas ng semilya. Ang hindi sinasadyang paglabas ng semilya (tulad ng wet dreams) ay hindi nakakasira ng pag-aayuno.
6. Pagkuha ng dugo mula sa katawan tulad ng pagdo-donasyon ng dugo, at ***h**ijaama* (*cupping*; isang paraan ng pagkuha ng maruming dugo sa katawan).

## Mga gawaing hindi nakasisira ng Pag-aayuno

1. Ang pagkain o pag-inom nang dahil sa pagkalimot ay hindi nakakasira sa pag-aayuno. Isinalaysay ni Abu Hurairah ﷺ: sinabi ng Propeta ﷺ: *"Sinuman ang nakalimot habang nag-aayuno at siya ay kumain o uminom, dapat niyang ipagpatuloy at kumpletuhin ang kanyang pag-aayuno. Ang Allah ang nagpakain sa kanya at nagkaloob sa kanya ng inumin."* [1] Sa bersiyon ni Hakim: *"Sinuman ang nakasira ng pag-aayuno dahil sa pagkalimot, hindi na niya ito kailangang ulitin o bayaran pa."* [2]
2. Kung siya ay nagising na nasa kalagayan ng janabah sa araw ng kanyang pag-aayuno, ang kanyang pag-aayuno ay tama. Dapat lamang niyang linisin ang kanyang sarili (***gh**usl*) para sa pagsasagawa ng Salah. Ibinalita nina 'Aisha at Umm Salama رضي الله عنهما, *"karaniwang bumabangon ang Propeta ﷺ sa madaling-araw habang nasa kalagayan ng Janabah (nakipagtalik sa asawa), at pagkatapos siya ay maliligo at mag-aayuno."* Sa salaysay ni Umm Salamah رضي الله عنها *"...at hindi siya nagbabayad"*. [3]
3. Hindi sinasadyang pagsusuka: Ang pag-aayuno nito ay tama. Isinalaysay ni Abu Hurairah رضي الله عنه, sinabi ng Propeta ﷺ: *"Sinuman ang nagsuka (habang nag-aayuno) wala siyang gagawing kabayaran para dito, subalit kung ito ay sinasadyang pagsusuka, mayroon siyang dapat na bayaran."* [4]
4. Ang paggamit ng pabango, maliban lamang kung ito ay may usok tulad ng *bakhur* na malalanghap papasok sa katawan.
5. Ang pagtikim ng pagkain para sa isang nagluluto. Dapat niyang siguraduhin na walang papasok patungo sa sikmura.
6. Paggamit ng *miswak* o toothbrush sa anumang oras sa araw. Subalit makabubuting umiwas sa paggamit ng toothpaste, dahil maaari itong makapasok sa loob ng katawan.
7. Ang paglunok ng laway, o basain ang bibig ng tubig at ang pagliligo upang magpalamig.
8. Pagkuha ng kaunting dugo para sa mga pagsusuri (*blood test*).

(1) Bukhari at Muslim
(2) Al-Hakim
(3) Bukhari at Muslim
(4) Isinalaysay ng lima at ito ay *saheeh*



# Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

a) Sinuman ang nakalimot na siya ay nag-aayuno, at siya ay kumain o uminom, ang kanyang pagaayuno ay: .............. at dapat niyang: ..........................................

b) Ang pagtuturok na ............................ ay hindi makakasira ng pagaayuno, ngunit ang pagtuturok na .............................................. ay makakasira ng pagaayuno.

c) Ang pagdo-donasyon ng dugo ay .................. ng pagaayuno, ngunit ang pagkuha ng kaunting dugo para sa pagsusuri ay ...................................... ng pag-aayuno.

d) Sinuman ang tumigil sa kanyang pagaayuno dahil sa sakit o paglalakbay ay dapat:

..............................................................................................................

..............................................................................................................

e) Sinuman ang hindi makakayanan ang pag-aayuno dahil sa katandaan o sakit na walang lunas ay kinakailangang: ..................................................................

f) Pinagbababawal para sa ............................................................................ ang pag-aayuno sa *Ramadhan* at dapat niya itong ..........................................................

**T2: Anu-ano ang mga kondisyon ng pag-aayuno?**

1. ..............................................................................................................
2. ..............................................................................................................
3. ..............................................................................................................
4. ..............................................................................................................
5. ..............................................................................................................

**T3: Sumulat ng lima na nakakasira ng pag-aayuno?**

1. ..............................................................................................................
2. ..............................................................................................................
3. ..............................................................................................................
4. ..............................................................................................................
5. ..............................................................................................................

**T4: Ano ang hatol ng pag-aayuno sa buwan ng *Ramadhan*?**

..............................................................................................................

..............................................................................................................

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | أُكْل | Akl | Pagkain |
| 2 | شُرْب | Shurb | Inumin |
| 3 | مُكَلَّف | Mukallaf | Nasa tamang-edad upang maging obligado ang pagsamba |
| 4 | مُسَافِر | Musaafir | Manlalakbay |
| 5 | مُقِيم | Muqeem | Residente; Isang taong nananatili sa kanyang lugar ng tirahan. |
| 6 | قَادِرٌ | Qaadir | May kakayahan; Pagkakaroon ng sapat na lakas |
| 7 | مُفْطِر | Muftir | Isang tao na tinatapos ang kanyang ayuno sa pamamagitan ng pagkain o paginom |
| 8 | القَيْءُ | Al-Qay'u | Pagsusuka |
| 9 | حِجَامَة | Hijamah | Pagkuha ng masamang dugo sa katawan sa pamamagitan ng maliliit na baso (*eng. Cupping*) |
| 10 | جِمَاع | Jimaa' | Pakikipagtalik |

*"At ipahayag sa sangkatauhan ang Hajj…"*

# Yunit ng Hajj at 'Umrah



(1) Surah Al-Hajj 22 : 27

## Talaan ng mga Nilalaman

## Unang Aralin

# Ang *Hajj* at ang *'Umrah*

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Malaman ang kahulugan ng *Hajj* at *'Umrah*.
- Paniwalaan ang mga kabutihan ng *Hajj* at *'Umrah*.
- Malaman ang alituntunin ng *Hajj* at *'Umrah*.
- Matandaan ang mga kondisyon ng *Hajj* at *'Umrah*.
- Matandaan ang mga *Meeqaat* (itinalaga) ng oras.
- Mabilang ang mga *Meeqaat* (itinalaga) ng lugar.



### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino

### Kinakailangang napag-aralan na:

- Pag-aaral sa yunit ng *Tahaarah*
- Pag-aaral sa yunit ng *Salah*
- Pag-aaral sa yunit ng *Athkarus-Salah*

# Ang Hajj (Paglalakbay)

Ang *Hajj* ay ang ika-5 haligi ng Islam. Ito ay obligado sa isang Muslim na may kakayanan, isang beses sa kanyang buong buhay.

Katotohanan, inutusan ng Allah ﷻ ang kanyang Propeta Ibrahim (Abraham) at anak na si Ismael عليهما السلام upang ipatayo ang *Ka'bah*. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذْ جَعَلْنَا ٱلْبَيْتَ مَثَابَةً لِّلنَّاسِ وَأَمْنًا وَٱتَّخِذُوا۟ مِن مَّقَامِ إِبْرَٰهِـۧمَ مُصَلًّى ۖ وَعَهِدْنَآ إِلَىٰٓ إِبْرَٰهِـۧمَ وَإِسْمَـٰعِيلَ أَن طَهِّرَا بَيْتِىَ لِلطَّآئِفِينَ وَٱلْعَـٰكِفِينَ وَٱلرُّكَّعِ ٱلسُّجُودِ ﴾

***"At banggitin mo (O Muhammad) nang Aming ginawa ang bahay dalanginan (Ka'bah) bilang pook ng pagbabalik (kanlungan at pagdalaw) para sa sangkatauhan at kaligtasan, at inyong ituring mula sa kinatatayuan ni Ibrahim ang isang pook ng dalanginan. At Aming iniatas kina Ibrahim at Ismael na inyong padalisayin ang Aking bahay-dalanginan para sa mga nagsisiikot (tawaf) dito at sa mga nananatili (rito para sa pagsamba), at sa mga nagsisiyuko at nagpapatirapa (sa pagdarasal)".*** [1]

Pagkatapos, inatasan si Propeta Ibraheem عليه السلام na imbitahan ang sangkatauhan upang dalawin ang bahay-dalanginan ng Allah ﷻ, tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذْ بَوَّأْنَا لِإِبْرَٰهِيمَ مَكَانَ ٱلْبَيْتِ أَن لَّا تُشْرِكْ بِى شَيْـًۭٔا وَطَهِّرْ بَيْتِىَ لِلطَّآئِفِينَ وَٱلْقَآئِمِينَ وَٱلرُّكَّعِ ٱلسُّجُودِ ﴾

﴿ وَأَذِّن فِى ٱلنَّاسِ بِٱلْحَجِّ يَأْتُوكَ رِجَالًۭا وَعَلَىٰ كُلِّ ضَامِرٍۢ يَأْتِينَ مِن كُلِّ فَجٍّ عَمِيقٍۢ ﴾

***"At alalahanin nang Aming italaga kay Ibrahim ang pook ng sagradong bahay (Ka'bah) (nagsasabing): Huwag magtambal sa Akin ng anuman at gawin dalisay ang Aking bahay para sa mga nagsisiikot at yaong mga nagsisitayo at yaong mga nagsisiyuko at mga nagpapatirapa. At ipanawagan mo sa sangkatauhan ang (kahalagahan ng) Hajj, sila ay darating sa iyong nakayapak at nakasakay sa kamelyo, at sila ay magsisirating mula sa matatarik at malalayong daan".*** [2]

Ang mga ritwal ng *Hajj* ay mayroong naitakdang mga araw. Ito ay magsisimula ng ika-8 araw ng buwan ng *Thul-Hijjah* (ang pang-12 buwan ng kalendaryong *hijri*) at magtatapos ng ika-13 araw ng buwan ding ito.

Ang tungkol naman sa *'Umrah* ay maaaring isagawa ito ng kahit anong araw sa loob ng isang taon. Ang mga detalye ukol sa pamamaraan at mga batas ng *'Umrah* at *Hajj* ay matutunghayan sa pag-aaral na ito sa kapahintulutan ng Allah ﷻ.

(1) Surah Al-Baqarah 2 : 125
(2) Surah Al-Hajj 22 : 26-27

# Ang kahulugan ng Hajj at 'Umrah

**Ang kahulugan ng *Hajj* sa salita ay:** Paghahangad.

**Ang kahulugan naman sa Islamikong pananaw ay**: Pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagsasagawa ng mga ritwal ng *Hajj* ayon sa Sunnah ng Propeta Muhammad ﷺ.

**Ang kahulugan ng 'Umrah sa salita ay**: Pagbisita.

**Ang kahulugan naman sa Islamikong pananaw ay**: Pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pag-ikot (*tawaf*) sa bahay ng Allah ﷻ, at paglalakad sa pagitan ng *As-Safa* at *Al-Marwah*, at pagpapakalbo o pagputol ng buhok.

### Ang mga kabutihan ng *Hajj* at *'Umrah*

Katunayan, maraming naisalaysay na mga Hadith at mga kasabihan ng mga *Sahabah* ang nagpapaliwanag ukol sa kahalagahan, katayuan at kabutihan ng Hajj sa Islam. Kabilang sa mga kabutihan ng *Hajj* at *'Umrah* ang mga sumusunod:

1. Ang tanggap na *Hajj* ay paraiso ang gantimpala, tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ : *"Ang pagsasagawa ng 'Umrah hanggang sa kasunod na pagsasagawa nito ay nabubura ang mga kasalanan sa pagitan ng dalawang ito, at ang tanggap na Hajj ay walang gantimpala maliban sa paraiso".* [1]
2. Matatanggal ang mga kasalanan at masasamang gawain, tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ: *"Sinuman ang magsasagawa ng Hajj sa bahay na ito na hindi gumawa ng kasamaan ay babalik sa kanyang pinanggalingang lugar katulad sa araw na isinilang siya ng kanyang ina".* [2]
3. *Hajj* ang pinakamabuting gawain pagkatapos ng *Eeman* (pananampalataya) at *Jihad* (pakikipaglaban sa daan ng Allah ﷻ). Tinanong ang Propeta ﷺ: *Alin ang pinakamabuting gawain? Sinabi niya: "Paniniwala sa Allah at sa Kanyang sugo." Tinanong siya ulit: Ano ang susunod? Sinabi niya: "Ang Jihad sa daan ng Allah." Tinanong siya ulit: Ano ang susunod? Sinabi niya: "Ang tanggap na Hajj."* [3]

# Ang hatol para sa Hajj at 'Umrah

Ang *Hajj* ay ika-5 haligi ng Islam. Ito ay obligado sa lahat ng Muslim na nasa tamang gulang at pag-iisip, malaya at may kakayahan. Ito ay obligadong isagawa isang beses lamang sa buong buhay ng isang Muslim. At ang *'Umrah*, katulad ng *Hajj*, ay obligado din isang beses lamang sa buhay ng isang Muslim.



(1) Isinalaysay ni Bukhari at Muslim
(2) sinalaysay ni Bukhari at Muslim
(3) sinalaysay ni Bukhari at Muslim

# Ang mga kondisyon upang maging obligado ang Hajj

1. **Islam**: Hindi ito tinatanggap sa hindi Muslim, tulad din ng iba pang pagsamba.
2. **Tamang gulang:** Hindi obligado sa mga bata. Kapag ang isang bata ay magsasagawa ng *Hajj* ito ay tatanggapin ngunit hindi maaaring ipalit sa obligadong *Hajj* , kung kaya kapag nasa tamang gulang na siya ay dapat magsagawa ulit ng *Hajj* .
3. **Tamang pag-iisip**: Ang baliw ay hindi kinakailangang magsagawa ng *Hajj*.
4. **Malaya**.
5. **Kakayanan**: Ito ay kakayahang pisikal at pinansyal.
6. ***Mahram*** (asawa o lahat ng lalaking bawal maging asawa) para sa mga kababaihan: Kapag walang *mahram* ang isang babae ay hindi kinakailangang mag-*Hajj*, dahil hindi pinahihintulutang maglalakbay ang isang babae upang mag-*Hajj* o iba pang lugar ng walang *mahram*. Sinabi ng Propeta ﷺ: *"Hindi maaaring maglakbay ang babae ng walang kasamang Mahram, at hindi maaaring pumasok ang isang lalaki sa kanyang bahay maliban kung may kasamang Mahram".* [1]

   Sinabi ng isang lalaki sa Propeta ﷺ: *"Katotohanan, ang aking asawa ay umalis papuntang Hajj, ako naman ay naatasang sumama sa pakipaglaban sa daan ng Allah". Sinabi ng Propeta ﷺ: "Pumunta ka at mag-Hajj kasama ng iyong asawa".* [2]

### Kailan dapat isagawa ng isang Muslim ang *Hajj*?

Ang pagsasagawa ng *Hajj* ay dapat madaliin kapag naisakatuparan ang mga kondisyon ng *Hajj* upang maligtas sa pananagutan, at pagtugon kaagad sa utos ng Allah ﷻ:

﴿ وَلِلَّهِ عَلَى ٱلنَّاسِ حِجُّ ٱلْبَيْتِ مَنِ ٱسْتَطَاعَ إِلَيْهِ سَبِيلًا ﴾

***"At iniatang ng Allah para sa mga tao na magsagawa sila ng Hajj sa bahay (ka'bah sa Makkah) sa sinuman na may kakayahang maglakbay para dito".*** [3]

Iniulat ni 'Abdullah bin 'Abbas رضي الله عنهما na sinabi ng Propeta ﷺ: *"Madaliin ninyo ang pagsasagawa ng Hajj na obligado para sa inyo, sapagkat walang sinuman ang nakababatid kung ano ang maaaring humadlang sa kanya (upang maisagawa ito)."* [4]

### Ang Pagsasagawa ng *Hajj* at *'Umrah* para sa iba

Dapat isagawa ang *Hajj* at *'Umrah* alang-alang sa iba sa mga sumusunod na sitwasyon:

1. Para sa mga hindi pa nakagawa ng *Hajj* at *'Umrah* at may kakayanang pananalapi ngunit hindi kaya ng kanyang katawan dahil sa katandaan, o sakit na walang lunas. Isinalaysay ni Ibnu Abbas رضي الله عنهما: *Katunayan, nagsabi ang isang babaing taga Khath'am: Oh Rasoolullah ang aking ama ay matanda na noon pagdating ng pagiging obligado ng Hajj at hindi na kayang maglakbay, maaari ba akong mag-Hajj para sa kanya? Sinabi ng Propeta: "Mag-Hajj ka para sa kanya".* [5]
2. Para sa mga namatay samantalang malakas ang kanyang katawan at may pera ngunit hindi naisagawa ang *Hajj* hanggang sa namatay, ay maaring mag-*Hajj* at *'Umrah* para sa kanya.

(1) Isinalaysay ni Ahmad, saheeh ang pagkasunod-sunod ng tagapagsalaysay
(2) Isinalaysay ni Bukhari at Muslim
(3) Surah Ali Imran 3 : 97
(4) Isinalaysay ni Ahmad
(5) Isinalaysay ni Bukhari at Muslim

# Mawaqeet
## (mga itinalagang lugar at panahon upang pumasok sa Ihram)

Ang *Hajj* at *'Umrah* ay nakaugnay sa *Meeqat*. Ito ay dapat mabatid ng sinuman na magsasagawa ng *Hajj* at *'Umrah*. Ang sumusunod ay pagpapaliwanag:

**Una: Mawaqeet Zamaniyah:** Ito ang panahon kung kailan ipinag-utos sa isang Muslim na pumasok sa sagradong kalagayan ng ihram para sa *Hajj* at *'Umrah*. Ang mga buwan ng *Hajj* ay Shawwal, Thul-Qaidah at Thulul-Hijjah (ang ika-10, 11 at 12 na buwan ng kalendaryong *hijri*). Tungkol naman sa *'Umrah*, ito ay maaaring isagawa anumang oras sa loob ng isang taon, at walang natatanging panahon para dito.

**Pangalawa: Mawaqeet Makaniyah:** Ito ang mga itinalagang lugar kung saan kinakailangang pumasok sa sagradong kalagayan ng *ihram* (ang intensyon upang umpisahan ang ritwal) ang sinumang magsasagawa ng *Hajj* at *'Umrah*. Hindi pinahihintulutan na makalampas dito ang sinuman kung wala siya sa sagradong kalagayan ng *ihram*. Ito ay ang mga sumusunod:

1. **Thulul-Hulayfah**: Ito ang *Meeqat* ng mga taga Madinah at sa lahat ng dumarating mula sa bandang Madinah. Tinatawag ito sa ngayon ng *Abyar 'Alee*.
2. **Al-Juhfah**: *Meeqat* ng mga taga Sham, Egypt at Morocco. Mayroon ngayon doon na malaking masjid at maaari itong marating sa pamamagitan ng Hijra Road o kaya ay ang Coastal Road. Ito ay katapat ng Rabigh City.
3. **Yalamlam**: *Meeqat* ng mga taga Yemen at sa lahat ng dumarating mula sa bandang Yemen, kilala ngayon sa pangalan na Bayan ng Sa'diyah.
4. **Qarnul-Manazil**: *Meeqat* ng mga taga Najd (Riyadh, Al-Qassim, at Ha'il), kilala ngayon sa pangalan na Al-Saylul-Khabeer sa pagitan ng Taif at Makkah.
5. **Dhatu Irq**: Ito ang *Meeqat* ng mga taga silangan.

Ang lahat ng magsasagawa ng *Hajj* at *'Umrah* ay hindi pinahihintulutang lumampas sa mga *Meeqat* na ito nang hindi pumapasok sa sagradong kalagayan ng *ihram*. Para sa sinuman na naninirahan sa loob ng nabanggit na mga *Meeqat*, ang kanilang *Meeqat* ay ang kanilang mga bahay. Ang mga taga Makkah naman ay papasok ng *ihram* para sa *Hajj* sa kanilang bahay, ngunit sila ay papasok ng *ihram* para sa *'Umrah* sa labas ng hangganan ng *Haram*, tulad ng Masjid 'Ayesha Ummul-Mu'mineen ﷺ sa Tan'eem at sa iba pang lugar tulad ng Juranah, Al-hudaybiyah (Al-Shumaysie).





## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

a) Ang ibig sabihin ng *'Umrah* sa Salita: ..................................................

b) Ang ibig sabihin ng *'Umrah* sa Islamikong pananaw: ..................................................

..................................................

c) Ang ibig sabihin ng *Hajj* sa Salita: ..................................................

d) Ang ibig sabihin ng *Hajj* sa Islamikong pananaw: ..................................................

..................................................

e) Thul-Hulayfah ay ang *meeqat* para ..................................................
at tinatawag ito ngayon na ..................................................

f) Ang *meeqat* ng mga taga Sham, Egypt at Morocco ay ..................................................
at ito ay nasa tapat ng ..................................................

g) Yalamlam ang *meeqat* ng mga taga ..................................................
at ito ay kilala ngayon na bayan ng ..................................................

h) Ang *meeqat* ng mga taga-Najd ay ..................................................
at ito ay tinatawag ngayon na ..................................................

i) Ang Datu 'Irq ay ang *meeqat* ng mga nanggagaling sa ..................................................

**T2. Ano ang hatol para sa *Hajj*?** ..................................................

..................................................

**T3. Isulat ang mga kondisyon ng *Hajj*:**

1. ..................................................
2. ..................................................
3. ..................................................
4. ..................................................
5. ..................................................
6. ..................................................

**T4. Ano ang ibig sabihin ng *meeqat*? :** ..................................................

..................................................

..................................................

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | مِيقَاتُ | Meeqat | Itinalagang oras o lugar kung saan magsusuot ng Ihram |
| 2 | الْحَرَم | Al-**H**aram | Sagrado; bawal; Ang sagradong masjid sa Makkah |
| 3 | مَقَام | Maqaam | Dambana; Altar; Istasyon |
| 4 | مَنَاسِكُ | Manaasik | Seremonya; Ritwal; Pamamaraan ng **H**ajj; |
| 5 | طَوَاف | Tawaaf | Pag-ikot sa palibot ng Ka'bah |
| 6 | سَعْي | Sa'ee | Paglakad sa pagitan ng **S**afa at Marwah |
| 7 | الصَّفَا | As-**S**afaa | Ang bundok na malapit sa Ka'bah, kung saan nag-uumpisa ng Sa'ee |
| 8 | الْمَرْوَة | Al-Marwah | Ang bundok na malapit sa Ka'bah, kung saan nagtatapos ang Sa'ee |
| 9 | زِيَارَة | Ziyaarah | Pagbisita |
| 10 | مَحْظُور | Ma**h**-**dh**oor | Ipinagbabawal |

## Pangalawang Aralin

# Mga Pamamaraan ng *Hajj* at ang *'Umrah*

### Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maisasagawa mo ang *'Umrah* sa tamang pamamaraan.
- Matatandaan mo ang mga ipinagbabawal sa *ihram*.
- Maisasagawa mo ang *Hajj* sa tamang pamamaraan.
- Malalaman mo ang pagkakaiba ng *Hajj Ifrad, Tamattu* at *Qiran*.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Ang Unang Aralin sa Yunit ng *Hajj* at *'Umrah*
- Yunit ng *Tahaarah*
- Yunit ng *Salah*
- Yunit ng *Athkarus-Salah*

## Ang pamamaraan ng pagsasagawa ng 'Umrah

Ang *'Umrah* ay pagsamba sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagbisita sa Masjid al-Haram (*Ka'bah*). Maaaring isagawa ito kahit anong oras sa loob ng isang taon. Ang pagsasagawa ng *'Umrah* sa buwan ng *Ramadhan* ay may malaking kabutihan, tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ: *"Ang pagsasagawa ng 'Umrah sa buwan ng Ramadhan ay katumbas ng Hajj".* [1] Ang ibig sabihin ay katumbas ng gantimpala ng pagsasagawa ng *Hajj*.

Sinuman ang nais magsagawa ng *'Umrah* ay magsisimula sa pagpasok sa sagradong kalagayan ng *ihram* bago lumampas sa kanyang *Meeqat*, umikot (*tawaf*) sa paligid ng *Ka'bah*, maglakad (*Sa'i*) sa pagitan ng *As-Safa* at *Al-Marwah*, at pagkatapos ay ahitin o gupitan ang buhok.

### Ang sumusunod ay paliwanag ukol sa pagsagawa ng 'Umrah:

1. ***Al-ihram***: Ito ang unang haligi ng *Hajj* at *'Umrah*. Ang tinutukoy sa *ihram* ay ang *Niyyah* (intensyon) upang simulan ang ritwal, hindi ang isinusuot ng isang *Muhrim* (nakasuot ng *ihram*).

   Kapag nakapag-intensyon na ang isang Muslim para sa *Hajj* at *'Umrah* at nakasuot na ng *ihram* ay nakapasok na siya sa kalagayan ng *ihram*, at ang mga sumusunod ay bawal na para sa kanya:

   a. Pagsuot ng damit na may tahi para sa mga kalalakihan. Ang tinutukoy dito ay damit na may tahi at nakasukat sa mga bahagi ng katawan tulad halimbawa ng pantalon, chaketa, baro at iba pa. Ang isusuot lamang ay dalawang tela. Ang pang-ibaba ay tinatawag na *Izaar* at ang pang-itaas naman ay *Rida* at walang tahi. Pinakamainam kung ito ay puti para sa mga lalaki. Para sa mga babae naman ay pinahihintulutang magsuot ng kahit anong nais nila, hindi tatakpan ang kanilang mga mukha at huwag magsuot ng gwantes sa kamay, ngunit kapag nasa harap ng mga lalaking hindi *Mahram* ay dapat nilang takpan ang kanilang mukha at kamay.

   b. Ang pabango: Hindi dapat maglagay ng pabango pagkatapos pumasok sa kalagayan ng *ihram*.

   c. Pakikipagtalik sa asawa at anumang bagay na makakaakit dito.

   d. Pagputol ng kuko at buhok.

   e. Ang pagtakip ng ulo o mukha para sa mga kalalakihan. Ang mga kababaihan naman ay nakalabas ang mukha at kamay at tinatakpan lang ito kapag may mga kalalakihan sa paligid.

   f. Pagpapakasal: Hindi maaaring magpakasal o magkasal ng iba.

   g. Pangangaso ng mga hayop sa kalupaan.

   Kanais-nais sa sinuman na magsasagawa ng *'Umrah* bago pumasok sa kalagayan ng *ihram* na maligo, magpabango, magputol ng mga kuko at magsuot ng dalawang telang puti para sa *ihram*. Pagkatapos ay mag-intensyon upang simulan ang *'Umrah* at sabihin ang ***"Labbaik Allahumma 'Umrah"*** at magpatuloy sa pagbigkas ng *Talbiyah* hangang sa makita niya ang *Ka'bah* at umpisahan ang pagta-*tawaf*.

2. ***Tawaf***: Ang paglalakad sa palibot ng *Ka'bah*. Ito ay binubuo ng pitong ikot. Bawat ikot ay magsisimula at magtatapos sa tapat ng panulukan ng *Hajarul-aswad* (Ang itim na bato). Bigkasin ang "*Allahu Akbar*" at humalik sa bato kung ang sitwasyon ay hindi mahirap ngunit kung ito ay mahirap dahil sa maraming tao ay itaas na lamang ang mga kamay tuwing tatapat nito.

(1) Isinalaysay ni Muslim




Sa oras ng pag-ikot ay mananalangin (*Du'a*) sa Allah ﷻ, bigkasin ang "*Subhan Allah*" at "*Laa ilaha ilal-lah*" at bumigkas ng mga *Thikr* sa Allah ﷻ. Walang naitalagang panalangin sa oras ng *tawaf* maliban sa pagitan ng panulukan ng *Al-Yamani* at *Hajarul-Aswad*, dahil sinabi ng Propeta ﷺ na bigkasin dito ang:

﴿ رَبَّنَا آتِنَا فِي الدُّنْيَا حَسَنَةً وَفِي الْآخِرَةِ حَسَنَةً وَقِنَا عَذَابَ النَّارِ ﴾

***"Oh aming Rabb! Ibigay po Ninyo sa amin ang kabutihan sa daigdig na ito at ang kabutihan sa kabilang-buhay, at iligtas po Ninyo kami sa apoy ng Impiyerno".*** [1]

Ang kanang balikat ay nakalabas sa oras ng pagta-*tawaf* lamang, at kinakailangan na may *Wudhu'*. Pagkatapos ng *tawaf* ay magsagawa ng dalawang *rak'ah* sa likuran ng ***Maqam Ibrahim*** ngunit kapag walang pagkakataon dahil sa dami ng tao ay maaaring gawin ito sa kahit saang lugar sa loob ng *Masjidul-Haram*.

3. ***Sa'ee***: Pagkatapos magsagawa ng *Tawaf* ay tutungo sa *Safa*. Kapag nakalapit na dito ay bigkasin ang Talata sa Qur'an: sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ ٱلصَّفَا وَٱلْمَرْوَةَ مِن شَعَآئِرِ ٱللَّهِ ۖ فَمَنْ حَجَّ ٱلْبَيْتَ أَوِ ٱعْتَمَرَ فَلَا جُنَاحَ عَلَيْهِ أَن يَطَّوَّفَ بِهِمَا ۚ وَمَن تَطَوَّعَ خَيْرًا فَإِنَّ ٱللَّهَ شَاكِرٌ عَلِيمٌ ﴾

***"Katiyakan, ang As-safa at Al-Marwah (ang dalawang maliit na bundok na malapit sa Ka'bah) ay kabilang sa malinaw na mga palatandaan ng Deen ng Allah. Kaya't sinuman ang magnais na magsagawa ng Hajj o di kaya ay 'Umrah, ay hindi magiging kasalanan para sa kanya ang paglalakad sa pagitan nito. At sinuman ang gumawa ng mabuti ng kusang-loob, tinatangkilik ng Allah at ginagantimpalaan Niya ang mabuting gawa, at ang Allah ang nakababatid ng lahat."*** [2]

(1) Napagkasunduan ng lahat
(2) Surah Al-Baqarah 2 : 158




Kapag nakarating sa *Safa* humarap sa *Ka'bah*, itaas ang mga kamay, bigkasin ang "*Allahu Akbar*" ng tatlong beses, at bigkasin ang:

> ***"La ilaha illal-lahu wahdahu la shareeka lah,***
> ***lahul-Mulku wa lahul-Hamd, wa huwa 'ala kulli shay-in qadeer,***
> ***La ilaha illal-lahu wahdah, anjaza wa'dah, wa nasara 'abdah,***
> ***wa hazamal-ahzaba wahdah".***
>
> *"Walang sinumang may karapatang sambahin maliban sa Allah, Siya ay nag-iisa at walang kapareha. Sa Kanya ang Kaharian at lahat ng papuri, at Siya ay may kapangyarihan sa lahat ng bagay. Walang sinumang may karapatang sambahin maliban sa Allah, Siya ay nag-iisa. Tinupad Niya ang Kanyang pangako, tinulungan ang Kanyang alipin at nag-iisang tinalo ang mga kalaban."*

Pagkatapos ay manalangin ng kung anong nais na makakabuti sa daigdig at sa kabilang buhay. Ulitin ang pagbigkas ng "*Allahu Akbar*" at mga *Thikr* na ito maliban sa Talata sa Qur'an na nabanggit sa unahan ng tatlong beses. Pagkatapos ay maglakad papuntang *Marwah* sa kabilang linya. Ang mga lalaki ay lalakad ng mabilis (jogging) sa pagitan ng dalawang berdeng ilaw. Manalangin habang lumalakad ng kung ano ang nais na panalangin hanggang sa makarating sa *Marwah*. Walang natatanging panalangin sa bawat pag-ikot. Ito ang unang ikot. Pagkatapos ay babalik mula sa *Marwah* papuntang *Safa* bilang pangalawang ikot hanggang sa mabuo ang pitong ikot na magsisimula sa *Safa* at magtatapos sa *Marwah*.

4. **Ang pag-ahit o pagputol ng buhok**: Pagkatapos ng *Sa'ee* ay magpa-ahit ng ulo o gupitan ang lahat ng bahagi ng kanyang buhok. Ang pagpapakalbo ay higit na mabuti kaysa pag-gupit ng buhok. Ang mga kababaihan ay puputol lamang ng maliit sa dulo ng kanilang buhok. Pagkatapos nito ay magtanggal na ng suot na *ihram* sapagkat natapos na ang *'Umrah*.

## Ang mga Pamamaraan ng Pagsasagawa ng *Hajj*

Ang *Hajj* ay obligasyon ng bawat Muslim na nasa tamang gulang, pag-iisip at may kakayanang magsagawa nito. Ito ay obligado ng minsan lamang sa buhay ng isang Muslim. Ang pagsasagawa ulit nito ng kusang-loob ay magkakamit ng napakalaking gantimpala. Ang mga buwan ng *Hajj*, tulad ng nabanggit sa unahan, ay ang buwan ng *Shawwal*, *Thul-Qaidah* at *Thul-Hijjah.*

**May tatlong uri ng *Hajj*:**

**Ifrad • Tamattu' • Qiran**

Ito ang mga paliwanag:

1. **Ifrad** - Ang *Niyyah* ay para lamang sa *Hajj.* Ang pamamaraan ay ang sumusunod:

- **Ihram**: Pumasok sa sagradong kalagayan ng i**h**ram para sa *Hajj* lamang at bigkasin ang "***Labbayka hajjan***" ("O Allah, narito ako upang magsagawa ng *Hajj*"). Nauna na ang paliwanag tungkol sa *ihram* at ano ang mga makaka walang-bisa dito. Pagkatapos ay Palaging pagbigkas ang sumusunod na ***Talbiyyah***:

  ***"Labbaik-Allahumma labbaik,***
  ***Labbaika La shareeka laka labbaik.***
  ***innal-hamda, wan-ni'mata, laka walmulk, la shareeka Lak."***

  Huwag tumigil hanggang sa unang pagbato sa *Jamarah al-aqabah* sa araw ng pag-aalay sapagkat papalitan ito ng *Takbeer* ("*Allahu Akbar*"). Kaya magsumikap sa pagbigkas ng mga panalangin at pag-alaala sa Allah ﷻ habang naglalakbay para sa *Hajj.*

- **Tawaf Al-Qudoom**: Ito ay Sunnah. Pagdating sa *Masjidul-Haram* ay mag-*Tawaf Al-Qudoom* (*tawaf* ng pagdating) na pitong ikot sa *Ka'bah* tulad ng naipaliwanag na sa pamamaraan ng *'Umrah.* Pagkatapos ay magsagawa ng 2 *Rak'ah* bilang Sunnah ng *Tawaf.*

- **Sa'ee para sa Hajj**: Ito ay ang paglalakad sa pagitan ng *Safa* at *Marwah* tulad ng nabanggit na sa *'Umrah*, ngunit mananatili sa kanyang *ihram* kahit natapos na ang kanyang *Sa'ee.* Hindi magpapakalbo o magpapaputol ng buhok. Ang *Sa'ee* na ito ay isa sa mga haligi ng *Hajj.* Maaaring itong isagawa kasama ng *Tawaf Al-Qudoom* o maaaring iantala pagkatapos ng *Tawaf Al-Ifadah* (*Hajj*) para sa sinumang nagsasagawa ng *Hajj Ifrad.*

- **Araw ng Tarwiyyah**: Ito ay ika-8 araw ng buwan ng *Thul-Hijjah.* Sa araw na ito ay tutungo ang nagsasagawa ng *Hajj* sa Mina at doon magsa-Salah ng **Dh**uhr, **'A**sr, Mag**h**rib, 'Isha, at Fajr sa susunod na araw (ika-9) nang pinaikli (*Qasr).* Dalawa lamang ang *Rak'ah* sa Salah ng **Dh**uhr, **'A**sr at 'Isha sa tamang oras nito at hindi pagsasamahin (*Jama'a).*

- **Araw ng Arafah**: Ito ay ika-9 araw ng buwan ng *Thul-Hijjah.* Sa araw na ito ay tutungo ang nagsasagawa ng *Hajj* sa *Arafah* mula sa Mina pagkatapos ng Salah ng Fajr. Kinakailangan na tiyakin na nakapasok sa loob ng *Arafah.* Doon magsasagawa ng Salah ng **Dh**uhr at **'A**sr na pinaikli (*Qasr)* at pinagsama (*Jama'a).*

Mananatili dito hanggang sa paglubog ang araw at gugulin ang pagkakataong ito para sa mga *du'a* at pag-alaala sa Allah ﷻ. Maaaring manatili kahit saan sa loob ng Arafah. Hindi kinakailangang pumunta pa at umakyat sa bundok ng *Arafah* dahil sinabi ng Propeta ﷺ: *"Dito ako tumayo ngunit ang buong Arafah ay Mawqif (lugar ng pananatili)".* [1]

- **Muzdalifah**: Pagkalipas ng paglubog ng araw sa *Arafah* ay tutungo sa *Muzdalifah*. Ito ay isang lugar sa pagitan ng *Arafah* at *Mina*. Dito magsagawa ng Salah ng Ma**gh**rib at 'Isha na pinagsama, at pinaiksi ang 'Isha. Pagkatapos ay manatili at matulog dito hanggang Fajr. Pagkatapos ng Salah ng Fajr ay manalangin hanggang sa bago sumikat ang araw, at pagkatapos ay tutungo na sa *Mina*. Ganito ang para sa mga may kakayanan. Ang mga mahihina at may karamdaman at kanilang mga kasamahan ay pinahihintulutang umalis ng *Muzdalifah* patungo ng *Mina* simula sa ikatlong-bahagi ng gabi.

- **Ang Araw ng Nahr (pag-aalay)**: Ito ay ika-10 araw ng buwan ng *Thul-Hijjah*. Ito ang araw ng *Hajjul-Akbar* (dakilang *Hajj*), ang pinakadakilang araw sa paningin ng Allah ﷻ. Sa araw na ito ay darating ang nagsasagawa ng *Hajj* sa Mina mula sa *Muzdalifah* pagkatapos magpalipas ng gabi at mag-Salah ng Fajr doon. Ang dapat gawin sa araw na ito ay ang mga sumusunod:

  1. **Pagbato ng *Jamaratul-aqabah***: Pagdating sa Mina mula sa *Muzdalifah* ay magbato sa *Jamaratul-aqabah* ng pitong maliliit na bato – kasing laki ng dulo ng daliring hintuturo – at bigkasin ang "*Allahu Akbar*" sa bawat pagbato.
  2. **Pagpapakalbo o pagputol ng buhok**: Pagkatapos ng pagbabato ay magpapakalbo o magpaputol ng buhok. Ang pagpapakalbo ay higit na mabuti at malaki ang gantimpala. Pagkatapos magpakalbo ay magtanggal na ng *ihram*. Ito ang unang *Tahallul* (paglabas mula sa sagradong katayuan ng ihram), at ipinapahintulot na ang lahat ng mga ipinagbabawal habang nakasuot ng *ihram* tulad ng pagsuot ng may-tahi, pabango at pagputol ng mga kuko, maliban sa pakipagtalik sa asawa at kung ano ang nakakaakit dito hanggang sa maisagawa ang *Tawaf Al-Ifadah* (*Tawaf* ng *Hajj*).
  3. ***Tawaf Al-Ifadah***: Pagkatapos magpakalbo o magputol ng buhok ay maliligo at magsusuot na ng ordinaryong damit, magpabango at magtungo ng *Masjid Al-Haram* upang mag-*Tawaf* sa palibot ng *Ka'bah* ng pitong ulit, kung ito ay madali para sa kanya. Kapag mahirap ang sitwasyon ay maaari itong ipagpaliban. Ang *tawaf* na ito ay kilala sa tawag na *Tawaf Al-Ifadah*. Pagkatapos ay babalik ulit sa Mina at mananatili dito sa loob ng mga Araw ng *Tashreeq*.

- **Mga araw ng *Tashreeq***: Ito ay mga araw ng ika-11, 12 at 13 ng buwan ng *Thul-Hijjah*. Sa loob ng mga araw na ito ay nararapat sa lahat ng mga *Hujjaj* na matulog sa *Mina* tuwing gabi, at magsa-Salah ng **Dh**uhr, **'A**sr at 'Isha ng *Qasr* (pinaiksi) at hindi pinagsama (*Jama'a*). Magbabato sa tatlong *Jamarat* sa araw ng ika-11, 12 at 13 pagkatapos ng *Zawal* (Adhan ng **Dh**uhr). Pagkatapos ay aalis patungong Makkah upang magsagawa ng *Tawaf Al-Wida*.

- ***Tawaf Al-Wida*** (*Tawaf* ng pagpapaalam): Kapag nakarating sa Makkah mula sa *Mina* ay magsagawa ng *Tawaf Al-Wida* at pagkatapos ay kaagad na babalik sa kanyang pinanggalingan na bayan. Kapag gusto pang manatili sa Makkah ng mga ilang araw ay hindi muna magsagawa ng *Tawaf Al-Wida* hanggang sa araw na kanyang pag-alis. Ang pamamaraan ng *Tawaf Al-Wida* ay katulad din ng ibang *Tawaf* maliban lamang sa hindi nakasuot ng *ihram* kundi ng karaniwang damit lamang.

Dito nagtatapos ang pagsasagawa ng *Hajj*. Marami pang mga paliwanag ukol dito na kinakailangang ipapaliwanag sa tamang oras . Dapat sa bawat Muslim na kapag mayroong hindi malinaw sa kanya ukol sa kanyang Relihiyon ay magtanong sa mga *'Ulama* (paham) upang makatiyak sa pagsamba sa Kanyang *Rabb*.

(1) Sunan Abu Dawood

2. ***Hajj Qiran*** - Ito ang pangalawang uri ng *Hajj*. Magkaiba ito sa *Hajj Ifrad* sa sumusunod:

a) Ang intensyon na pagsamahin ang *'Umrah* at *Hajj*.

b) Ang pagkatay ng tupa sa Araw ng *Nahr* pagkatapos ng pagbato ng *Jamaratul-'Aqabah*, at maaaring iantala ang pagkatay hanggang sa ika-13 na araw *Thul-Hijjah*. Dapat ipamahagi ang karne sa mga mahihirap na tao sa *Haram* at Sunnah rin ang kumain mula dito. Maaari din itong ipamigay sa labas ng *Haram*. Ito ay kilala sa tawag na *Al-Had'ee*.

3. ***Hajj At-Tamattu'*** - Ito ang pangatlong uri ng *Hajj*. Ang Pagkakaiba nito sa *Hajj Ifrad* ay ang mga sumusunod:

a) Ang nagsasagawa ng *Tamattu'* ay kinakailangang mag-*'Umrah* sa loob ng mga buwan ng *Hajj* at mag-intensyon ng pagsasagawa ng *Hajj* sa taon din na iyon.

b) Pagkatapos pumasok sa sagradong kalagayan ng *ihram* para sa *'Umrah* at makarating ng Makkah ay buuin ang pagsasagawa ng *'Umrah*. Pagkatapos ng *Sa'ee* sa pagitan ng *Safa* at *Marwah* ay magputol ng buhok ngunit huwag magpakalbo. Pagkatapos ng pagputol ng buhok ay lumabas sa kalagayan ng *ihram* .

c) Pagsapit ng ika-8 araw ng buwan ng *Thul-Hijjah* ay pumasok ulit sa kalagayan ng *ihram* para sa *Hajj* sa lugar kung saan naroroon at buuin ang pagsasagawa ng *Hajj* gaya ng naunang nabanggit.

d) Ang pagkatay ng tupa sa Araw ng *Nahr* pagkatapos ng pagbato ng *Jamaratul-Aqabah*, at maaaring iantala ang pagkatay hanggang sa ika-13 araw ng *Thul-Hijjah* .

### Ang pagkakaiba ng Qiran at Tamattu' ay ang sumusunod:

a) Ang nagsasagawa ng *Hajj Tamattu'* at *Hajj Qiran* ay magkatulad na magkakatay ng *Had'ee* sa Makkah at ipapamahagi sa mga mahihirap na tao sa *Haram*.

b) Ang nagsasagawa ng *Hajj Qiran* ay nananatili sa kanyang *ihram* hanggang sa matapos ang *Hajj* , samantalang ang *Tamattu'* ay lumalabas sa *ihram* pagkatapos magsagawa ng *'Umrah*, at papasok ulit ng *ihram* para sa *Hajj*.

c) Ang nagsasagawa ng *Tamattu'* ay kailangang magsagawa ng dalawang *Sa'ee*, ang una ay para sa *'Umrah*, at ang pangalawa ay para sa *Hajj* pagkatapos ng *Tawaf Al-Ifadah*, samantalang ang nagsasagawa ng *Qiran* ay isa lamang ang *Sa'ee* na kasama sa *Tawaf Al-Qudoom* o sa *Tawaf Al-Ifadah*.





# Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Kumpletuhin ang mga sumusunod:**

a. Ang *Ihram* ay: ........................................ at hindi ang pagsusuot ng tela ng *Ihram.*

b. Magsisimula ang *Tawaf* sa: .......................... at magtatapos sa: ............................ at mag-uumpisa ang *Sa'ee* mula: ......................... at magtatapos sa: ......................

c. *Ang Hajj Tamattu'* ay: .............................................................................. at ang *Hajj Ifraad* ay: ....................................................................................................

d. Ang araw ng *Tarwiyyah* ay: ............... sa buwan ng *Thul-Hijjah,* at ang araw ng *Nahr* (pag-aalay) ay: ............... at ang araw ng *Arafah* ay: ............... sa buwan ng *Thul-Hijjah.*

e. Ang mga buwan ng *Hajj* ay: ........................ at: ......................... at: ...................

f. Ang kahulugan ng mga *mahdooratul-ihram* (pinagbabawal habang nasa kalagayan ng *ihram*) ay: ..........................................................................................

**T2. Isulat ang mga ipinagbabawal habang nasa kalagayan ng *ihram*:**

1. ..........................................................................................
2. ..........................................................................................
3. ..........................................................................................
4. ..........................................................................................
5. ..........................................................................................
6. ..........................................................................................

**T3. Paano ang pamamaraan ng pagsasagawa ng *'Umrah*?**

..........................................................................................

..........................................................................................

..........................................................................................

..........................................................................................

**T4. Ilarawan sa maikling pagsasalaysay ang iyong paglalakbay para sa *Hajj Tamattu'* magsimula nang ikaw ay umalis sa iyong bayan hanggang sa ikaw ay makabalik:**

..........................................................................................

..........................................................................................

..........................................................................................

..........................................................................................

..........................................................................................

## Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | إحرام | I**h**raam | Intensyon at dalawang telang sinusuot para sa '**U**mrah at **H**ajj. |
| 2 | هَدْي | Had-ee | Ang tawag sa alay na kambing, baka at kamelyo. Para sa **H**ajj Tamattu at Qiran. Kinakatay sa Makkah. |
| 3 | أُضْحِيَّة | U**dh**-**h**iyyah | Tawag sa alay na hayop ng sinuman na hindi nagsasagawa ng **H**ajj. |
| 4 | نَحْر | Na**h**r | Pagkatay ng alay na hayop. |
| 5 | إِفْرَاد | Ifraad | Ang niyyah ay para sa pagsasagawa ng **H**ajj lamang. |
| 6 | قِرَان | Qiraan | '**U**mrah at **H**ajj nang magkasama. Walang ta**h**allul pagkatapos ng '**U**mrah. |
| 7 | تَمَتُّع | Tamat-**tu**' | '**U**mrah at **H**ajj nang magkasama. May ta**h**allul pagkatapos ng '**U**mrah, at papasok ulit sa kalagayan ng i**h**ram para sa pagsasagawa ng **H**ajj. |
| 8 | حَلْق | **H**alq | Pag-ahit ng buhok sa ulo |
| 9 | تَقْصِير | Taq**s**eer | Paiklihin |
| 10 | تَحَلُّل | Ta**h**al-lul | Paglabas sa sagradong kalagayan ng i**h**ram |

*"Sabihin mo, O Muhammad: Katotohanan ang aking Salah, ang aking Sakripisyo, ang aking buhay at ang aking kamatayan ay para sa Allah, ang Panginoon ng lahat ng mga nilikha. Wala Siyang katambal. At iyan ay ipinag-utos sa akin, at ako ang una sa hanay ng mga Muslim."* [1]

# Yunit ng Buhay ng Muslim



(1) Surah Al-An-'aam 8 : 162-163

## Talaan ng mga Nilalaman

# Unang Aralin

## Ang buhay ng isang Muslim

Itatagal:



Isang Oras



### Mga Layunin:

Sa pagtatapos ng araling ito, magkakaroon ka ng kakayahan sa kapahintulutan ng Allah ﷻ na:

- Maniniwala sa kahalagahan ng kaalaman sa Islam.
- Magkaroong ka ng katangian ng moralidad sa Islam.
- Mababatid mo ang mga karapatan ng mga magulang at pamilya.
- Makikitungo sa ibang tao ayon sa kaugalian at katuruan ng Islam.
- Maipaliwanag mo ang kahulugan ng *Maḥram* ng babaing Muslimah.

### Kabuuan ng Aralin:

- Mga Nilalaman ng Aralin
- Nakasulat na Pagsasanay
- Mga Bagong Salita at Termino



### Kinakailangang napag-aralan na:

- Pag-aaral ng lahat ng Yunit ng kurikulum na ito

## Ang buhay ng isang Muslim

Ang Islam ay isang kumpletong pamamaraan ng pamumuhay na nagbibigay ng maayos na buhay sa isang Muslim sa lahat ng aspetong pangrelihiyon at pangdaigdigan. Ito ang buhay na tumatayo sa pamamagitan ng kaalaman, pagsasagawa at nagtuturo sa pamamagitan ng liwanag ng rebelasyon mula sa Qur'an at Sunnah ng Propeta ﷺ sa lahat ng bahagi ng buhay. Mababatid natin dito ang mga katuruan at mga batas ng Islam na nagbibigay ng maayos na buhay para sa isang Muslim sa kanyang pakikitungo sa pamayanan, kabutihang-asal at sa ekonomiya.

## Ang katayuan ng kaalaman sa buhay ng isang Muslim

Ang unang talata na ipinahayag sa Sugo ng Allah ﷺ ay humihimok ng pagsasaliksik ng kaalaman.

﴿ ٱقۡرَأۡ بِٱسۡمِ رَبِّكَ ٱلَّذِي خَلَقَ ﴾

***"Basahin (o bigkasin) mo sa ngalan ng iyong Rabb na Lumikha."*** [1]

Hindi ipinag-utos sa Propeta ﷺ na humiling ng karagdagan dito sa daigdig maliban sa dagdag na kaalaman.

﴿ وَقُل رَّبِّ زِدۡنِي عِلۡمٗا ﴾

***"At sabihin mo (O Muhammad): O aking Rabb dagdagan mo ang aking kaalaman."*** [2]

Kung kaya ang isang Muslim ay dapat maging masigasig sa pagsasaliksik ng kaalaman ukol sa batas ng Islam. Dito niya makikilala ang kanyang *Rabb* at malalaman ang mga batas upang maging tama at maliwanag ang kanyang pamamaraan ng pagsamba mula sa Aklat ng Allah at Sunnah ng Propeta ﷺ.

Ang pagsasaliksik ng Islamikong kaalaman ay tungkulin ng bawat Muslim at Muslimah sa lahat ng mga mahalagang bagay, lalong-lalo na ang mga haligi at mga tungkulin sa Islam, tulad ng kaalaman tungkol sa Salah, Zakah, Siyam at iba pa. Tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ: *"Ang pagsasaliksik ng kaalaman ay tungkulin ng bawat Muslim".* [3]

Ang batayan ng Muslim sa kanyang buhay ay ang Aklat ng Allah at ang Sunnah ng Propeta ﷺ . Hindi tinatanggap ang anumang salita o opinyon kung ito ay hindi naaayon sa Qur'an at sa Sunnah, kahit ano pa ang katayuan at katungkulan ng nagmamay-ari ng salita o opinyong ito. Tulad ng sinasabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَإِن تَنَٰزَعۡتُمۡ فِي شَيۡءٖ فَرُدُّوهُ إِلَى ٱللَّهِ وَٱلرَّسُولِ ﴾

***"At kung kayo ay hindi magkasundo hinggil sa anumang bagay, isangguni ito sa Allah at sa Kanyang Sugo".*** [4]

Walang mga pari o pastor sa Islam, bagkus mayroong mga mabubuting *'Ulama* (mga paham) na may takot sa Diyos. Sila ang pinupuntahan ng mga Muslim upang magtanong, at nagtuturo sa kanila ng batas ng Allah ﷻ na nagmumula sa Qur'an at Sunnah at hindi sa sariling kaisipan. Kung kaya inutusan tayong magtanong sa mga *'Ulama* para sa batas ng Islam. Tulad ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿فَسۡـَٔلُوٓاْ أَهۡلَ ٱلذِّكۡرِ إِن كُنتُمۡ لَا تَعۡلَمُونَ﴾

***"Kaya inyong tanungin ang angkan (na pinagkalooban) ng mensahe (kaalaman) kung hindi ninyo nalalaman."*** [5]

(1) Surah Al-'Alaq 96:1
(2) Surah Taha 20:114
(3) Ibn Maajah
(4) Surah An-Nisa' 4:59
(5) Surah An-Nahl 16:43

## Ang moralidad ng isang Muslim

Iminumungkahi sa Islam ang magandang pag-uugali, kaya ang bawat Muslim ay dapat magkaroon ng katangian ng pagkatotoo, mapagkakatiwalaan, kalinisan, mapagbigay, matapang, pinangangalagaan ang mga pangako, matiisin, makatarungan, mahabagin, mabuti sa lahat ng mga nilikha at iba pang mga mabubuting kaugalian. Ipinagbabawal sa Islam ang panloloko, pang-aapi, labis na pagtitipid (kuripot), kaduwagan, pagtataksil, pagsisinungaling, paninirang-puri, pang-iinsulto at iba pang mga katangian ng masamang-asal. Kung ano man ang nakikitang ginagawa ng ibang nag-aangkin na Muslim ito ay mula sa kanilang likas na kaugalian o masamang-asal na kinagisnan. Ito ay salungat sa katuruan ng Islam at labas ang Islam dito. Ito ay nagmumula sa kanilang sarili na nagpapakita ng kanilang kahinaan at paglayo sa katuruan ng Islam sa kanilang buhay.

## Pagkain at inumin ng isang Muslim

Ang pangkalahatang alituntunin ng pagkain at inumin ay: pinapayagan ang Muslim na kainin o inumin ang lahat ng mabubuting pagkain at inumin kung ito ay hindi makakasama sa kanya o hindi ipinagbabawal sa batas ng Islam, gaya ng pagkain ng baboy, patay na hayop at dugo. Pinapayagan din sa isang Muslim ang pag-inom ng anumang mabuting inumin kung ito ay hindi makakasama o makakalasing, gaya ng alak at droga.

## Ang damit ng isang Muslim

Maaaring magsuot ang isang Muslim ng kung ano man ang kanyang nais na damit na matatakpan ang kanyang '***Awrah*** (pribadong bahagi ng katawan), ngunit hind dapat katulad ng damit ng kabilang kasarian. Mapag-aaralan ang detalye tungkol dito sa pangalawang baytang (*In sha' Allah*).

## Panlipunang relasyon ng isang Muslim

Ang isang Muslim ay lumalapit sa kanyang *Rabb* sa pamamagitan ng pagiging mabuti sa lahat ng nilikha, magandang pakikitungo sa kanila at pagbibigay ng kanilang karapatan ayon sa mabuting moralidad sa Islam. Kabilang dito ang mga sumusunod:

1. **Relasyon ng isang Muslim sa kanyang mga magulang:** Ipinag-utos ng Islam ang magandang pakikitungo sa mga magulang at pagiging mabuti sa kanila. Pinagsama ng Allah ﷻ ang kautusan ng pagsamba sa Kanya at pagiging mabuti sa magulang. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَقَضَىٰ رَبُّكَ أَلَّا تَعْبُدُوٓاْ إِلَّآ إِيَّاهُ وَبِٱلْوَٰلِدَيْنِ إِحْسَٰنًا ﴾

***"At ipinag-utos ng iyong Rabb na wala kang ibang dapat na sasambahin maliban sa Kanya na bukod-Tangi, at ipinag-utos din Niya na maging Mabuti sa iyong mga magulang".*** [1]

Maraming mga talata sa Qur'an at mga *Hadith* ng Propeta ﷺ ang nagpapaliwanag ng kadakilaan ng karapatan ng mga magulang at magandang pakikitungo sa kanila. Kung kaya ang bawat Muslim ay dapat maging masigasig sa pagsunod sa kanila at hindi sumuway sa kanilang mga utos maliban na lang kung ang kanilang ipinag-uutos ay salungat sa kautusan ng Allah ﷻ at ng Kanyang Sugo ﷺ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِن جَٰهَدَاكَ عَلَىٰٓ أَن تُشْرِكَ بِى مَا لَيْسَ لَكَ بِهِۦ عِلْمٌ فَلَا تُطِعْهُمَا ۖ وَصَاحِبْهُمَا فِى ٱلدُّنْيَا مَعْرُوفًا ﴾

(1) Surah Al-Isra' 17 : 23

***"Subalit kapag pinilit ka ng iyong mga magulang na magtambal ng iba sa pagsamba sa Akin na walang kaalaman ay huwag mo silang sundin sa bagay na ito; magkagayunpaman ay pakitunguhan mo pa rin silang dalawa ng mabuting pakikitungo dito sa daigdig".*** [1]

Ito ang nagpapaliwanag ng katungkulan ng mabuting pakikitungo sa mga magulang at pangangalaga sa kanila kahit sila ay hindi pa mga Muslim, lalung-lalo na sa panahon ng kanilang kahinaan at katandaan. Ang pakikipagmabutihan sa kanila ay sa pamamagitan ng magandang pakikiusap at pananalita, mabuting gawain para sa kanila, paglilingkod sa kanila, tulong sa pananalapi sa kanila at pagbibigay ng regalo.

2. **Relasyon ng isang Muslim sa kanyang pamilya:** Ang pamilyang Muslim ay tumatayo sa awa, pag-iibigan, paggalang at mabuting samahan sa pagitan ng dalawang mag-asawa. May mga taong mas pinapahalagahan ang ugnayan sa mga kaibigan at mga kasamahan sa trabaho at sa kanila nauubos ang kanyang oras at napapabayaan ang kanyang pamilya. Ito ay salungat sa turo ng Propeta ﷺ. Sinabi ng Propeta ﷺ: *"Ang pinakamahusay sa inyo ay kung sino ang mabuti sa kanyang pamilya, at ako ang pinakamahusay sa inyo sa pamilya".* [2]

   Mayroong mga alituntunin sa Islam na nag-aayos ng mga karapatan at mga tungkulin sa pagitan ng dalawang mag-asawa na dapat alamin ng lahat ng mga Muslim, lalaki o babae. At dapat din maging masigasig ang mag-asawa na palakihin ang kanilang mga anak sa pamamagitan ng:

   - Islamikong edukasyon,
   - Pagsasanay sa kanila ng mabuting-asal simula sa kanilang kamusmusan,
   - Pagsasanay sa kanila ng pagsasagawa ng Salah,
   - Pagsasaulo ng Banal na Qur'an,
   - Pagkamit ng mga pangunahing kaalaman sa batas ng Islam upang makatulong sa kanila na maintindihan ang kanilang relihiyon at papaano ang pagsamba sa kanilang *Rabb*,
   - Pagsama sa mga mabubuting tao, at
   - Pangangalaga sa kanila sa lahat ng makakasira sa kanilang pag-uugali gaya ng pakikisama sa mga masasamang tao o mula sa mga masasamang midya (pakikipagtalastasan).

3. **Relasyon ng isang Muslim sa kapuwa Muslim:** Ang relasyon ng isang Muslim sa kanyang mga kapatid na Muslim ay tumatayo sa haligi ng kapatiran na ayon sa sinabi ng Allah ﷻ:

   ﴿ إِنَّمَا ٱلْمُؤْمِنُونَ إِخْوَةٌ ﴾

   ***"Katiyakan, ang mga mananampalataya ang tunay na magkakapatid sa Deen".*** [3]

   Kaya mahal niya para sa kanila kung ano ang kanyang mahal para sa kanyang sarili. Naisalaysay sa Hadith ni Abi Hurairah رضي الله عنه na sinabi ng Propeta ﷺ: *"Ang karapatan ng Muslim sa kapuwa Muslim ay anim." Sinabi nila (mga sahaaba), "anu-ano yon O Sugo ng Allah?" Sinabi niya: "Batiin siya ng 'Salaam' kapag nagkasalubong, tutugunan ang kanyang paanyaya, payuhan siya kapag humingi ng payo, tugunan mo ng 'yarhamukallaah' kapag siya ay bumahing at nagsabi ng 'Alhamdu Lillaah', dalawin siya kapag nagkasakit, at makisama sa kanyang paglilibing kapag siya ay namatay".* [4]

(1) Surah Luqman 31 : 15
(2) Isinalaysay ni At-Tirmithi
(3) Surah Al-Hujurat 49:10
(4) Isinalaysay ni Muslim

4. **Relasyon ng isang Muslim sa hindi Muslim:** Nag-uutos ang Islam ng magandang pakipagkapuwa-tao sa lahat na hindi tinitingnan ang kanilang relihiyon, lahi, kulay at nasyonalidad. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَقُولُوا لِلنَّاسِ حُسْنًا ﴾

***"At kapag kayo ay nagsalita sa mga tao ay pawang mabubuting salita lamang ang inyong sasabihin".*** [1]

Hindi pinahihintulutan ang isang Muslim na gumawa ng masama sa hindi Muslim, lokohin sila at angkinin ang kanilang karapatan, bagkus maging masigasig sa pakikitungo sa kanila ng matuwid, makatarungan at kabutihan, at anyayahan sila tungo sa Islam. Ngunit hindi dapat sila sang-ayunan sa kanilang maling paniniwala at hindi sila pakisamahan sa kanilang mga okasyong pangrelihiyon o di kaya'y pagbibigay ng pagbati sa kanila ukol dito. Hindi ipinagbabawal na makisama sa kanila sa mga panlipunang pagdiriwang tulad ng mga kasalan, promosyon sa trabaho, pagkakaroon ng bagong silang na anak o pagdating ng manlalakbay kung hindi mahahaluan ng mga ritwal ng kanilang relihiyon o mga bagay na salungat sa katuruan ng Islam. Ang isang kapitbahay ay mayroong karapatan sa kanyang kapitbahay kahit ito ay hindi Muslim.

5. **Relasyon ng isang Muslim sa kabilang kasarian:** Ang ugnayan sa pagitan ng lalaki at babae sa Islam ay tumatayo sa maraming mga bagay, kabilang dito ang:

- ***Maharim***: Ang *Mahram* ay ang lalaking hindi maaaring pakasalan ng isang babae dahil siya ay may relasyong kamag-anak na nagbabawal ng pag-aasawa sa kanya magpakailanman. Kabilang dito ang ama, kapatid, mga pamangkin, mga tiyuhin, tatay ng asawa, anak na lalaki ng asawa (*eng. stepson*) at asawa ng ina (*eng. stepfather*). Ito ay nabanggit sa talata 31 sa *Surah An-Noor* sa banal na Qur'an. Maaaring maglakbay ang isang babae kasama ang isa sa kanyang mga *Mahram* at hindi niya kailangang mag-*hijab* (magtakip) para sa kanila, hindi katulad sa ibang mga kalalakihan.
- **Babaing hindi Mahram:** Hindi pinapayagan ang isang Muslim na lalaki na magkaroon ng relasyon sa sinumang babae na ligal para sa kanya na mapangasawa, maliban kung ito ay kanyang pakasalan ayon sa batas ng Islam. Ang Muslimah ay hindi rin maaaring makipag-relasyon sa lalaking hindi niya *Mahram*. Hindi rin maaaring magkaroon ng relasyong pag-iibigan, o di kaya'y pribadong magsama ang isang babae at lalaki sa isang lugar na walang kasamang ibang tao kapag hindi sila kasal.



(1) Surah Al-Baqarah 2 : 83



## Nakasulat na Pagsasanay

**T1. Buuin ang mga sumusunod:**

a. Ang pagsasaliksik ng kaalaman ay: ..................... ng bawat Muslim .....................

Ang dalawang basehan ng batas sa Islam ay: ..................... at : .........................

b. Wala sa Islam ang tinatawag na mga pari o pastor ngunit mayroong mga: ...............

Kapag hindi alam ng isang Muslim ang isang bagay sa kanyang relihiyon ay dapat: siyang ................................ sa mga *'Ulama.*

c. Lahat ng mga pagkain ay legal para sa mga Muslim maliban sa:.............................

o di kaya ay: ..........................................................................................

d. Ang *maḫram* ng isang babae ay ang sinumang lalaki na: ......................................

...............................................................................................................

e. Hindi pinapahintulutan ang isang Muslim na makipag-relasyon sa isang babae na ligal sa kanya na mapangasawa maliban sa pamamagitan ng: ......................................

**T2. Kabilang sa mga karapatan ng Muslim sa kapuwa Muslim ay:**

1. ..........................................................................................................
2. ..........................................................................................................
3. ..........................................................................................................
4. ..........................................................................................................
5. ..........................................................................................................

**T3. Isalaysay ang mga katuruan sa Islam tungkol sa relasyon ng Muslim sa mga hindi muslim?**

...............................................................................................................

...............................................................................................................

...............................................................................................................

...............................................................................................................

...............................................................................................................

...............................................................................................................

# Mga Bagong Salita at Termino

| Nu. | Arabiko | Pagkasulat | Kahulugan |
|---|---|---|---|
| 1 | حَلَال | Halaal | Pinapahintulutan; Ligal |
| 2 | حَرَام | Haraam | Pinagbabawal; Sagrado; iligal |
| 3 | مَحْرَم | Mahram | Lalaking hindi maaaring maging asawa ng isang babae |
| 4 | أخلاق | **Akh**laaq | Moralidad |
| 5 | حِجَاب | Hijaab | Harang; Takip |
| 6 | خَمْر | **Kh**amr | Nakalalasing; Alak |
| 7 | لِبَاس | Libaas | Damit; Kasuotan |
| 8 | جَار | Jaar | Kapitbahay |
| 9 | نِكَاح | Nikaah | Kasal |
| 10 | عَقْد | **‘A**qd | Kontrata |

